## Mula sa Awtor

### SANDALI PA...

Pinakamalaking kabalintunaan na ang tanging ganap na kapaliwanagan sa buhay ay kamatayan.

Walang ganap na dunong. Laging kapos para sa nais maabot. Mas sensitibo ang kabaliwan. Mailap sa hinagap ang mga katotohanang nagliliparan sa hangin ngunit katakatakang maamong nagpapahuli sa kahibangan. Walang pagkakamali sa paninging hindi nakakilala ng tama. Kung bakit napakaganda ng pag-ibig, dahil ito'y bulag. Ang isip ay umaandar sa gatong ng pakana. Ang kabaliwan, totoo at tapat.

Isang araw noong 1966 ay natapos kong maituldok ang huling piryud ng *Sa mga Kuko ng Liwanag.*

Iyon ang mga araw ng aking kabaliwan. Dampot lang nang dampot sa hangin. Walang pag-aatubili, walang takot. Ang kabaliwan ay malaya sa liwanag ng dilim ng sarili.

Pagkaraan ay tinangka ng hangal na ito na buksan ang baul ng misteryo upang wakasan ang lahat ng argumento. Ang mundong ito bago ang tao: nobela.

Ang buhay sa paraiso ng lipunan ng mga hayop at halaman.

Ang mga hayop ay nagpapatayan at naglalamunan. Ang mabilis na pagdami ng pinakamahihina ay upang makatugon sa kahayukan ng kakaunti ngunit pinakamalalakas at pinakamababangis.

Ang mga halaman ay madaya sa kanilang tahimik na paglalaban-laban. Sa ilalim ng lupa ay naglilingkisan ang mga ugat. Sa ibabaw ay naggigitgitan ang mga puno,

nagtutulakan ang mga sanga, nagpapayungan sa taas at labay upang makalamang sa biyaya ng sikat ng araw.

Maging sa lipunan ng mga hayop at halaman ay may mga hari-harian, at may mga api at kawawa. Ngunit sa kabila ng lahat ng tunggalian, may kanya-kanyang paraan upang mabuhay.

Basta walang makararami nang higit sa dapat idami. May awtomatikong panimbangang nagbabawas sa labis at nagdaragdag sa kulang. Walang masamang damong dapat mapuksa. Bawat isa ay may silbi sa pangangailangan ng kapwa.

Anuman, ang lahat ay sa ikapananatili ng pinakamabuti at pinakamaganda para sa kalahatan.

Punto: perpekto sana ang daigdig na ito kung di sumingaw ang pigsang tinatawag na tao. Ang obra maestra ng buhay ay siya ring tanging pagkakamali.

Itinadhana ng pagsipot ng tao ang kamatayan ng lahat ng nabubuhay sa planetang ito.

Sayang at hindi nasulat. Paniwalaan-dili, sa simpleng dahilang nangailangan ng pambili ng bigas.

**Mayflower, Glendale**
**17 Hulyo 2007**

## INTRODUKSIYON SA UNANG EDISYON

# Si Edgardo M. Reyes at ang Kanyang Akda at Panahon*

ROGELIO G. MANGAHAS, PATNUGOT

*"Alam mo bang naging ambisyon ko sa buhay na maging labor leader? Manggagawa ako. Makamanggagawa ako . . . Nang sulatin ko ang* Sa mga Kuko ng Liwanag, *ang naisip ko, mga manggagawa."*

ISANG HAPON NG OKTUBRE 1985, KASAMA ANG dalawang kabataang manunulat ay pinuntahan namin si Edgardo M. Reyes sa bagong tinitirhan nito sa Ideal Subdivision, Quezon City. Para sa interbiyu hinggil sa kanyang popular na nobelang *Sa mga Kuko ng Liwanag*, dala ko ang isang tape recorder at ilang blangkong cassette tapes. Alam kong likas na kuwentista si Reyes di lamang sa pagsusulat kundi gayon din sa pagsasalita, kaya't mabuti nang may sapat na bala, wika nga. Isa pa'y hitik siya sa karanasan, ang buhay niya'y higit pa yatang makulay at dramatiko kaysa maraming tauhan niya, na kung isusulat ay maaaring lumampas sa isang nobelang trilohiya. Praktikal lamang na sa lalong ikalalalim ng pag-unawa at pagpapahalaga sa isang akda, makabubuting kasanib dito ang pagtalos sa buhay ng awtor, ang kanyang lipunan at panahon, ang kultura at panitikang kaakibat ng kanyang akda, ang mga impluwensiyang lokal at banyaga, at iba pang kaugnay na bagay.

---

* Unang gantimpala sa Timpalak Palanca, larangan ng sanaysay, noong 1986.

Buhat sa isang maralitang angkan ng manggagawa-magsasaka si Reyes. Isinilang siya sa San Ildefonso, Bulacan noong Setyembre 20, 1936. Nasa kainitan ng Ikalawang Digmaang Pandaigdig at ang mga HUKBALAHAP ay nakikipagsagupaan sa mga Hapones sa Gitnang Luzon nang siya'y mag-unang baitang sa nasabing bayan. Dahil sa mga ligalig na dulot ng digmaan, napalipat ang mag-anak sa Calumpit, at doon na niya natapos ang elementarya.

Natatandaan niyang bago pa man siya pumasok sa paaralan ay tinuruan na siya ng katon ng kanyang ditse. "Yong sa aral-Kastila, a-be-ce. Bago magkadigma, alam kong nagbabasa na ako ng *Nancy* at *Sluggo*. Mas nauna pa yata akong magbasa kaysa maglakad. Pag pinabibili ako ng Nanay ko ng *Liwayway*—ako'ng pinakamabagal maglakad pauwi no'n—bago ako makarating ng bahay, tapos ko nang basahin ang mga gusto kong akda roon . . . Gusto ko'ng *Kulafu*, ang local *Tarzan*." Nang lumaon, napagbabasa na rin niya ang mga magasing *Sinagtala*, *Ilang-Ilang*, *Aliwan*, atbp. na nagsimulang magsilabas nang dakong katag-arawan ng 1945.

Ang unang taon naman ng hayskul ay kinuha ni Reyes sa Meycauayan Institute. Doon, "sobra naman ang pagkamahiyain ko. Bobo ang labas ko. Anak ng Tatay, bobo!" Makaisang taon ay napalipat sa lunsod ang mag-anak. "Napunta kami sa Tatalon. Squatter! Panahon iyon nina Fernando Poe, Jr., Zaldy Zschornack, Eddie Mesa, ng mga Low Waist Gang. Noo'y me Premiere High School sa Dasmariñas St., Binondo. Dramatic School 'yon, ari ng Premiere Productions. Pag magaling ka, puwede kang lumabas sa mga pelikula ng Premiere. Putangna, gusto kong mag-artista e hindi naman ako marunong tumingin sa salamin. Kaklase ko si Nello Nayo. Sa tingin ko, marunong naman akong umarte, kaya lang, palagay ko'y tumitingin sila sa mukha. Isang taon na gan'on, lipat ako sa Bohol Central College."

Napatigil sa pag-inom ng beer ang mga kasama kong sina Manuel Sales at Dominador Alcantara, kapwa napatinging nagtatanong sa nobelista.

Matalas si Reyes at ito'y napatawa. Sinabi niyang ang kolehiyong iyon ay kabilang sa mga pinakabakyang paaralan sa pinakapusod ng Maynila. Sa kabila nito, nang panahong iyon, ang nasabing lugar ay "center of things, actions." At para sa kanyang aniya'y galing sa bundok, ngunit nakapag-aral sa Escolta area, pagkaraa'y sa Avenida, ang gayong karanasa'y maituturing nang "classic."

"Wala nang Bohol ngayon. Noo'y nasa kanto 'yon ng Recto (Azcarraga pa noon) at ng Avenida Rizal. Katapat ng Odeon, kahanay ng Hollywood Theater. Ang pamasahe no'n, diyes sentimos lang. ₱86.00 ang annual fee. Magda-down ka ng ₱15.00, sais-sais isang buwan."

Bahagyang lumamlam ang mukha ni Reyes. Inabot niya ang baso ng beer at marahang sumimsim. Ang kanyang pangalawang anak na tinedyer na nag-aaral sa Maryknoll College ay sa-lalapit, nagpatong ng tig-isang platong pulutang adobo at sisig sa ibabaw ng mesita.

"Sobra'ng hirap namin noong ako'y nag-aaral sa hayskul. Namatay ang tatay ko sa panahong dapat akong sinusuportahan. Madalas, wala akong pangmatrikula. Pag-alis ko sa bahay, ang baon ko, diyes, para makarating lang sa paaralan. Wala akong pangmeryenda. Hindi ako nakatikim ng notbuk, luxury sa akin 'yon."

Nagningning ang mukha ni Reyes sa isang bagay na waring nagunita.

"Ang pinaka-priceless possession ko noon, isang Parker, beybe! Parker fountain pen—wala pang bolpen noon—'yong pinakamura, pero Parker pa rin. Iba nga ang takip e. Me tali 'yon. Pag dinukot mo sa akin 'yon . . . Akalain mong nawala rin 'yon—no'ng ako'y

nakikipagsiksikan sa Funeraria Nacional sa Avenida—dahil gusto kong makita si Tugo, na nakaburol."

Para makapagmatrikula at makatulung-tulong sa pamilyang naulila sa ama, tatlong beses lang ang ipinapasok niya sa isang linggo—sumasama siya tuwing ikatlong araw sa isang kontratistang gumagawa ng poso. Walang lisensiya ang kontratista. Si Reyes nama'y mga 15–16 anyos lamang noon, at dahil underground economy, binabayaran siya ng dala-dalawang piso, hindi apat na pisong minimum noon. Ngunit hindi laging patuloy ang gawaing iyon. Kung minsan, dalawa o tatlong linggo, tapos na ang trabaho. Dahil dito, umisip siya ng ibang paraan para sa kanyang pagpasok sa paaralan ay mayroon siyang pangmeryenda at pamasahe pauwi. Sapagkat marami sa kanyang mga kaklase ay di-Tagalog o mahina sa Tagalog, magagaling nga sa grammar pero hindi makasulat ng ilang tuwid na pangungusap, ang ginagawa niya'y siya ang sumusulat ng theme para sa ilang kaklase, at bawat gawa niya'y tumatanggap siya ng treynta sentimos. Pero tulad sa paggawa ng poso, ang theme writing ay may panahong tigil din. Sa gayo'y lalapitan niya ang isang kaklase. "Pare, di magtatagal at magpapagawa uli ng theme si Ma'm. Baka gusto mong magpagawa ng theme. Nag-aabut-abot ang pagawa e. Kung ngayon pa lang e magbabayad ka, me priority ka." At tulad ng kanyang inaasahan, bibigyan siya ng advance ng kanyang kaklase. Ngunit dahil nga sa madalas din niyang pag-absent, "ako'ng lumalabas na pinakatanga ro'n. Dahil una, sasabihin nilang wala kang interes sa pag-aaral—absent ka nang absent. Walang pagtingin sa 'yo ang mga titser mo. Tinitingnan ka pa lang, nakasimangot na e. Ang palagay sa 'kin, bobo." Minsan nga ay ipinatawag siya ng titser na may tinging naghihinala. "Kanino mo pinagawa ito?" "Ako po ang gumawa niyan." "Pa'no ka makagagawa ng ganyang theme!" Hindi siya makasagot, hindi niya masabing

"Kinukuwestiyon ni'yo 'ko e ako nga ang gumagawa ng kanilang mga theme."

Sa pagapang-gapang na pag-aaral ay nakatapos din ng hayskul si Reyes. Hindi na niya matiyak kung '55 o '56. Ang sumunod niyang problema, at ibayong laki ng problema, ay ang kanyang pangmatrikula sa kolehiyo. Sa kanyang kabiguan, naglayas siya. Napasuot siya sa isang mumurahing kasa, isang aniya'y putahan sa Misericordia. Ilang buwan din siyang naging utility boy doon. "Do'n sa buong kasa, ang kuwarto ko ang pinakamalinis. Kung ba't do'n naman gustung-gustong magsitambay ng mga babae, at do'n na rin sila naghuhugas . . . pagkatapos gamitin ng kanilang parokyano . . . Iba nga ang lengguwahe nila, dere-deretso. Sila, wala nang pretensiyon. Doon, ang babae, basta naghubad, patay na'ng buhay . . ."

Pagkaraan, sa matinding kagustuhan nga niyang makapagpatuloy ng pag-aaral ay nag-ala-Balagtas siya sa paninilbihan sa pamilya ng isang malapit na kadugo. Kaya noong 1957, isa siyang estudyante ng Commerce sa University of the East. Kapag wala siya sa kampus, nasa bahay siya at naroong nagluluto, naghuhugas ng pinagkanan, naglalampaso ng sahig o naglilinis ng banyo, o kaya'y namamalengke sa Bustillos.

"Ang baboy noon e mahigit lang dalawang piso isang kilo, wala pang tatlong piso ang baka, at wala pang dalawang piso ang bangus. Ang manok noon e native. Manok-Tagalog. Buhay pa at hindi tulad ngayong naka-freezer, wala nang balahibo." Nangiti at natawa si Reyes dahil sa isang naalala. Isang araw daw ay sakay na siya ng bus, bitbit niya sa magkabilang kamay ang dalawang paper bag na puno ng pinamili. Wala siyang kamalay-malay, nababad ang puwitan ng mga bag dahil sa mga basang isda at kung ano. Nang siya'y pababa na ng bus, naglusutan ang mga laman ng bag. "Naggulungan ang

mga kamatis, sibuyas. Naku e ako'y nagpupulot. 'Yong manok, kahit me tali e lumipad-lipad, padamba-damba, hinuhuli ko naman. Ang problema, dalawang paper bag 'yon, at ako'y nataranta. Tayong mga Pinoy e impatient sa mga gano'n pero doo'y na-amuse sila, na-amuse. Nagtawanan ang mga tao. Mayamaya, nang ako'y makababa at malapit nang lumakad muli ang bus, me narinig akong sumigaw, 'Mama, Mama! Eto pa!' Paglingon ko, sa me bintana'y isang pasahero pala ang nag-aabot sa akin ng patola. Patola! Lalong nagtawanan ang mga tao."

Hindi nakatapos ng unang taon sa Commerce si Reyes. Marami pa ring problema. Mula sa paninilbihan ay napasabak siya sa iba't ibang trabaho. Sa Radio Center: "Naging atsoy ako ni Ira Davis, general manager noon ng Radio Center, Manila Broadcasting Company, dating nasa me kanto ng Taft at T. M. Kalaw." Sa perokaril: Nagbabaklas, nagkakabit ng mga riles. Nagpapala ng mga lupa, buhangin at graba. Nagkakarga ng mabibigat na mga bagay. Sa construction: "Noong unang masabak ako sa construction, sa hukay ako. Kung wala kang alam sa construction, sa hukay ka. Sa pinagkakabitan ng tubo. Mamimili ka lang: pala, piko, bareta. Mabibigat 'yon. E payat naman ako . . ." Sandaling tiningnan-tingnan niya ang kanyang mga palad. "Totoo ang manhid. 'Yong manhid pinamamanhid ng manhid rin. Masakit lang sa kamay at sa katawan sa simula, pero habang tumatagal, nawawala na ang sakit." Para siya makaahon o "mátaás" ng puwesto, pinag-aralan niya ang moltahe. Finishing. Hindi nga nagtagal ay tubero na siya, nagkakabit na siya ng gripo, bath tub, lababo. "Lahat ng mga inudoro sa Phil-Am Homes (Quezon City), ako ang nag-upo. Nag-upo. Hindi mo sinasabing nagkabit."

Ngunit hindi naging tuluy-tuloy ang pagtatrabaho niya sa construction. Pag tag-ulan, mas malamang na tigil ang trabaho. O kung di man tag-ulan ay talagang wala lang kontrata ang kanyang pinagtatrabahuhan. Ang

bituka'y hindi naman maaaring pagsabihang "huwag ka munang gumiling." Bukod dito, ang entresuwelong ₱20.00 isang buwan na inuupahan nila noon sa Morning Breeze, Caloocan ay hindi na nila mabayaran.

Dumating ang puntong sila'y pinalalayas na ng may-ari ng bahay. At isang gabi'y naghakot na nga sila, pabalik sa probinsiya, sa Plaridel, Bulacan. Titira sila sa isang lumang-lumang bahay na nakagiray, lusut-lusot ang sahig.

"Me barkada akong kasama sa buhat. Nasa likod kami ng bus. Nasa unahan ang Nanay ko't kapatid na babae. Pagkalampas namin sa monumento ni Bonifacio, napalingon ko. Nakita ko ang monumento ni Bonifacio, ang symbol ng city kung galing sa north. Napag-isip-isip ko, dumating ako sa city, 1952. Umalis kami, 1958. Ibig sabihin, surrender ako sa city. Pinalayas ako, umiyak ako. Ako nama'y taong handang magtiis. Ginawa ko naman ang lahat. Alam mo bang minura ko si Bonifacio. Putangna mo, babalikan kita! With a vengeance, babalikan kita! Pero ang minura ko roon, hindi si Bonifacio. Ang minura ko roon, ang city." Iyon ang simula, ang deklarasyon, ng kanyang "giyera laban sa city" – na pagkaraan lamang ng ilang taon ay makikita naman sa karamihan ng kanyang sinusulat.

Napailing-iling si Reyes, waring naghahalo ang tamis at pait sa kanyang ngiti. "Bakit ang putangnang city, while I love it, it's my enemy."

Nagpatuloy pa rin siya sa pagiging tubero. Ngunit habang tumatagal, padalang nang padalang ang kanyang trabaho. Hindi na niya masubaybayan kung saan na nagtatrabaho ang kanyang mga kasama. At dahil sa kanyang layo, hindi na rin siya agad makontak ng mga taga-construction. Bukod dito, kung nasisingit man siya sa trabaho sa Maynila, lugi na siya sa gastos na gastos lamang, puwera pa ang pangangailangang

dapat siyang gumising at lumargang paluwas nang madaling-araw pa lamang.

Nalipat siya sa Meycauayan, "sa isang lugar na walang kubeta. Nasa likod kami ng sementeryo, puro kami iskuwater doon."

Sapagkat ayaw niyang lumipas ang oras nang walang nangyayari, naroong gumagawa siya ng mga chess set na kawayan, o kaya'y nagpupunta siya sa Meycauayan library, at doon nagbabasa ng mga laban nina Cardoso, Badilles, o ng mga libro sa astronomy, mystery—o mga obra nina Ellery Queen, Agatha Christie, Erle Stanley Gardner, at Zane Grey. "Hindi ako makakain dahil sa sarap magbasa. Hindi ko nare-realize na niloloko pala ako ng mga librong iyon. Pero nang panahong 'yon, ang ganda."

Isang araw, sa kanilang bahay ay nabuksan niya ang isang lumang baul, at bumulaga sa kanya ang librong puro Western. "'Yong iba'y wala nang takip, kung minsa'y page 7 na 'gad, page 16. Army library series. Viking. Beterano ng Bataan at Korea ang Kuya ko. Koleksiyon niya 'yon, marami siya no'n. 'Yon ang mga ibinibigay sa mga sundalo. Libre. Ang mga istorya do'n, puro kabayanihan, usually ang kuwan do'n e cowboy. Nando'n ang talagang nagpapakamatay sa bayan. Iyon ang mga ipinababasa sa mga sundalo para ma-inspire ka, na sa pakikipaglaba't kamatayan mo e me glorya ka—lalo na't nasa ibang bansa ka't hindi mo alam ang ipinakikipaglaban mo."

Sa koleksiyong iyon, napasama ang mga libro ng mga modernista, realistang manunulat na kinabibilangan nina Ernest Hemingway, William Faulkner, John Steinbeck, Thomas Wolfe, Boris Pasternak, Ivan Turgenev, Fyodor Dostoevsky, Leo Tolstoy, W. Somerset Maugham, Evelyn Waugh, Honore de Balzac, atbp.

Binasa niyang una si Hemingway: "Big Two-Hearted River."

"Ang pangit, pare—hindi ko maintindihan. Puro simbolismo, ano ba'ng malay ko ro'n. Ako nama'y galing ke Caravana." Sinasabi niyang napapangitan siya, pero nararamdaman niya ang hamon na basahing muli si Hemingway.

"Binasa ko ang rebyu. Wala akong karapatan na hindi ko siya magustuhan dahil ang ganda ng rebyu."

Noon niya napag-isip na dahop na dahop siya sa bokabularyo, na "gumradweyt ako sa hayskul nang di marunong ng grammar. Pa'no ba ginagamit ang *do, did, does*. Gano'n kalalim ang pinanggalingan ko." At iyon ang dahilan kung bakit nahihirapan siya sa pag-unawa sa mga una niyang nabasa hinggil sa cowboy, mystery, at astronomy. Dahil dito, ang ginawa niya'y bumili siya ng diksiyonaryo-tesaurong Ingles. Kinabisa niya ang diksiyonaryo, pinag-aralan ang mahihirap na salita, pati mga derivative. Ang sabi nga niya, "Nang matigil akong mag-aral, saka ako nagsimulang mag-aral." Dumating ang puntong napakagaling niya sa scrabble, na maging mga propesyonal ay kanyang tinatalo. "Ang problema (noon), alam ko'ng meaning, hindi ko naman alam gamitin."

Unti-unti, ngunit laging may buong kapanabikan, binalikan niya si Hemingway: *The Sun Also Rises, A Farewell to Arms.* Binabasa rin niya ang mga rebyu sa mga ito, gayundin ang mga librong binabanggit sa rebyu.

"Ba e nagustuhan ko na. Tinuluy-tuloy ko na ang pagbasa. Meron do'ng hindi ko malimut-limot."

Bumaling sa dakong kanan si Reyes at natanaw niya si Sasha, ang kanyang panganay na dalaga, na sa harap ng mesa'y may kausap na dalawang coed ng Maryknoll College.

"Sasha . . ."

"Tay."

"Pakikuha mo nga 'yong portable Hemingway."

Tumayo si Sasha at pumasok sa isang kuwarto. Pagkaraan ng mahaba-habang sandali pa'y dala-dala na ang isang lumang librong kulay lupa't makalawang na tingga. Iniabot niya sa kanyang tatay ang libro.

"Tingnan ni'yo, tingnan ni'yo," ani Reyes habang iniaabot sa akin ang libro.

Tiningnan-tingnan namin nina Manuel Sales at Dominador Alcantara ang libro, na para bang kami'y tumitingin sa isang antigong relikya ng isang milyong taon. *Viking. Portable Hemingway. No. 13TCS-1. 1944.*

"Sa page 466," ani Reyes, habang ibinabalik ko sa kanya ang libro. "Oo, sa page 466—gano'n ako mag-appreciate—meron do'ng description at dialogue si Hemingway na nagustuhan ko, at 'yon ang key ng impluwensiya niya sa akin." Habang hinahanap niya ang pahina ay sinasabi niyang "No'ng namamansing siya, nagluto siya (si Nick) ng beans at spaghetti, tapos nasubo niya nang mainit pa." At siya'y bumasa (mula sa maikling kuwentong "Big Two-Hearted River, I"):

". . .He was very hungry. Across the river in the swamp, in the almost dark, he saw a mist rising. He looked at the tent once more.

"All right. He took a spoonful from the plate.

" 'Chrise,' Nick said, 'Geezus Chrise,' he said happily."

Itinuro ni Reyes ang isang bahagi ng pahina. "Tingnan ni'yong ispeling ng Jesus Christ, dahil siya'y napaso sa isinubo. 'G-e-e-z-u-s C-h-r-i-s-e.' 'Yon ang key. Natututo ako sa gano'n!"

"Bukod ke Hemingway, sino pang writer ang nagustuhan mo?"

"Si Evelyn Waugh. Lalaki 'yon. Hindi siya kilala. Pero nagustuhan ko ang kanyang objectivity. Ang objectivity

ng *Sa mga Kuko . . .* sa kanya galing." Idinagdag niyang ang ibang writer ay namimili ng malalaking writer na makaiimpluwensiya sa kanila, ngunit siya'y hindi aniya gayon. "Kung ako'y mamimili, lahat naman ng mabibigat na gawa ni Tolstoy, nababasa ko. Lahat ng mabibigat na gawa ni Dostoevsky, ni Turgenev, nababasa ko. Pero mas gusto ko si Pasternak."

"Sino pa?"

"Si Thomas Wolfe. *Look, Homeward Angel. Of Time and the River. From Death to Morning.* Gustung-gusto ko siya sa parteng naiintindihan ko. Kahit hindi ko na naiintindihan, gusto ko pa rin. Walang ibang awtor na nakakagano'n sa akin. Kung minsa'y para siyang walang coherence, pero para lang. Ang ganda no'n."

"Si Aldous Huxley?"

"Oo nga pala. *Point Counter Point.* Ang sabi ng isa niyang karakter, 'Are you going to travel far? Leave your baggage behind.' Sa aking nobela, ganito naman ang dialogue, sa isang scene sa construction:

'Ikaw, wala kang balak na mag-aral?' tanong ni Imo kay Julio.

'Malaki na 'ko.'

'O, e ano? Marami nga riyan, uugud-ugod na, nag-aaral pa. Ilang taon ka na ba?'

'Beynte tres.'

'Matanda pa 'ko nang isang taon sa iyo. Mag-aral ka. Tingnan n'yo 'ko, sa paapat-apat na subject, third year na rin. Tiyaga lang . . ."

Nabasa rin nga ni Reyes, at halos di mabitiwan, ang mga kilalang akda ni Steinbeck. *Grapes of Wrath, Of Mice and Men. Cannery Row. The Pearl. The Moon is Down.* Gayon din ang marami pang nasa kategorya ng realismo-naturalismo.

Samantala, noong Marso 1959, binuksan ang isang pitak-pampanitikan sa magasing *Liwayway*, ang "Pitak ng Bagong Dugo" na pinamamahalaan ni Liwayway Arceo. Di tulad ng mas naunang "Pitak Pang-estudyante" ni Pablo Bautista (na natigil dahil sa pagkamatay nito sa sakuna sa eroplano sa Bundok Manunggal noong Marso 1957, kasama ng Pangulong Ramon Magsaysay at iba pa), ang pitak ni Arceo ay para sa lahat ng baguhang kuwentista, maging matanda o kabataan, estudyante o hindi, babae o lalaki. Nasubaybayan ni Reyes ang pitak na iyon at naging mabilis ang kanyang reaksiyon. Nasaling ang kanyang malikhaing imahinasyon at ito'y nagbunga ng isang maikling kuwentong ipinadala niya agad sa pitak ni Arceo. Hindi nagtagal, hindi halos makapaniwala si Reyes nang tumanggap siya ng liham mula kay Arceo. Sinasabi ni Arceo na nagustuhan niya ang kuwento at magandang pagdadala ng lengguwahe ng kabataang manunulat. Akala ni Reyes, pagkatapos niyang matanggap ang sulat na iyon ay malalabas na kinabukasan o sa isang linggo ang kanyang akda sa *Liwayway*. Bili siya nang bili ng *Liwayway*, ngunit wala pa rin ang kanyang akda. Hindi pa rin siya nasiraan ng loob, sinundan niya iyon ng isa pa, dalawa at kung ilan pa, na para bang sa mailabas o hindi ay hindi na siya maaaring pigilan, patuloy na bumubukal ang kanyang malikhaing imahinasyon at ang kanyang panulat ay nagiging natural na daluyan. Bukod sa *Liwayway*, ang iba pang pinadadalhan niya ng mga akda ay ang magasing *Aliwan* at *Bulaklak*.

Sa pagitan ng kanyang paghihintay, nakaiinip at nakapanlulumong paghihintay, paminsan-minsa'y napagmamasdan niya ang marawal na kalagayan nilang mag-anak. Matanda na ang nanay niya noon. Dahil wala siyang trabaho, gayundin ang dalawa niyang kapatid, ang ina niya'y naghanap ng mapagkakakitaan, magtinda ng itlog. "Pero ayokong magtinda siya ng itlog. Me kapatid

siya sa San Ildefonso na me poltri. Kinukuha niya nang mababa ang itlog, saka niya ibinebenta sa Morning Breeze, sa pinanggalingan namin. Alam mo'ng regalo sa akin ng Nanay pag-uwi? Isang kahang Sport! Hindi ako kumikibo, naluluha ako. Minsan, nadapa ang Nanay ko paglabas ng bahay. Tangay ang puhunan. Nakita ko ang nanay ko, hindi kumikibo. Hindi rin ako nagpapahalata. Umiyak ako sa kuwarto. Galit na galit ako sa sarili ko. Kung kasama kang kumukuha ng itlog, hindi magkakagano'n ang Nanay mo. Alam niyang nahihiya ako dahil kabinata kong tao, me mga dalaga riyan."

Mga sampung maikling kuwentong sinulat niya para sa "Pitak ng Bagong Dugo" ang ibinalik sa kanya ni Arceo, bagay na halos magpapundi sa kanyang pag-asa.

"Ano'ng ginawa mo sa mga rejected? Pinadala mo sa ibang magasin?"

"Hindi. Itinapon ko."

"Itinapon mo?"

"Naniwala akong mga pangit 'yon—itinapon ko. Pa'no mo naman tututulan 'yung editor ng 'Bagong Dugo,' e ako'y bagito lang naman."

Paminsan-minsang pumupunta siya sa *Liwayway* upang ma-follow-up ang iba niyang kuwentong hindi ibinabalik sa kanya ni Arceo. Doo'y nakilala niya si Benjamin Pascual, na makiling sa kabataan at makabagong literatura. Ipinakilala siya ni Benjamin kay Manuel Car. Santiago. Masaya't may kumpiyansang tanong sa kanya ni Santiago: "O, ano, gusto mong magsulat sa 'Bagong Dugo,' sa *Liwayway*?"

Hindi pa alam noon ni Reyes na nakatakda nang lumabas ang kanyang kauna-unahang maikling kuwento sa "Pitak ng Bagong Dugo" sa isyung Setyembre 21, 1959. Ilang araw bago sumapit ang petsang ito, isa niyang maikling kuwento ang nalathala sa *Bulaklak*. Ilang araw

din pagkaraan ng nasabing petsa, isa niyang nobelang natapos ang nalathala sa *Aliwan*. Samantala, isa niyang maikling kuwentong may malakas na rekomendasyon ni Arceo ang aprobado na ng patnugutan ng *Liwayway* —para lumabas sa pitak na ng mga propesyonal sa isyung Enero 4, 1960.

Di nagtagal, pagkat nakatitiyak na siya sa regular na outlet ng kanyang mga akda, siya at ang ina't mga kapatid niya ay sakay na ng isang bus, pabalik na muli sa city, at sa pagkakataong iyo'y sa Pag-asa, Quezon City. Habang dumaraan ang bus na kanilang sinasakyan sa tapat ng monumento ni Bonifacio sa Grace Park, Caloocan ay napapangiti't ibig mapaamba ni Reyes, "O, nakita mo na. Akala mo . . ."

Dahil sa penomenal na popularidad ng "Pitak ng Bagong Dugo" na isang dahilan ng biglang paglakas ng sirkulasyon ng magasin, naisip ni Agustin Fabian at ng patnugutan na magtaguyod ng isang palihan sa pagsulat sa mismong tanggapan ng *Liwayway*, noo'y nasa Soler St., Sta. Cruz, Maynila. Inimbitahang dumalo ang mga pangunahing gradwado sa "Bagong Dugo," nangunguna sa mga ito sina Ave Perez Jacob, Edgardo M. Reyes, Rogelio Sikat, Dominador Mirasol, Rodolfo Salandanan, Rogelio Ordoñez, Levi Balgos de la Cruz, at iba pang kabataang manunulat. Mga sampu katao ang karaniwang fellows, at ang palihan ay tumatagal nang ilang buwan. May pagkakataong ang palihan ay ginaganap sa isang resort sa Cabcaben, Bataan. Bukod sa mga taga-*Liwayway*, inaanyayahan ding magsalita ang ilang pangunahing manunulat mula sa iba't ibang unibersidad o institusyon.

Paggunita ni Liwayway Arceo sa isang hiwalay na interbiyu: "Tig-i-tig-isang mesa ang mga fellows doon. Bawat mesa'y makikita mong me nakasulat na pangalan

ng hinahangaan nilang manunulat. Hemingway, Maugham, Faulkner, Steinbeck."

Bahagi ng pambihirang pagkakataong makasama sa nasabing palihang pampanitikan, ani Arceo, ay ang pagbibigay ng "special training" (na kung tutuusi'y pagkilala) sa ilang pangunahing "Bagong Dugo" sa pamamagitan ng pagkuha sa kanila bilang panimulang tagaedit – tagabasang may kapangyarihang magwasto, magpabago o magbigay ng suhestiyon sa kahit kaninong akda, maging sa manunulat na tagaloob o tagalabas ng *Liwayway*.

Isang araw, isang kuwento ni Reyes na may pamagat na "Di-Maabot ng Kawalang-Malay" ang napaharap sa grupo naman ng mga "higanteng" manunulat ng *Liwayway*. Si Benjamin Pascual lamang ang nakagusto sa kanyang obra. Ang sabi raw ni Fabian: "This is a long, long story about nothing." Nasaktan si Reyes. Hindi niya inaasahang gayon ang magiging puna sa kanyang akdang pinag-ukulan niya ng utak at pagod. Di niya nagawang magsawalang-kibo. "Ba't ba kami nagpapraktis dito? Ano ba'ng dapat naming sulatin? 'Yung inaakala naming maganda, o 'yung inaakala naming maganda para do'n sa mga bibili?" Nagalit si Fabian, pinalayas nito ang "Bagong Dugo." Pansamantalang di nakapagsulat si Reyes sa *Liwayway* mula noon. Naisipan niyang isali sa timpalak ng Palanca ang nasabing maikling kuwento para sa taong 1959–1960. Halos di-makapaniwala, ang kanyang lahok ay nanalo ng ikatlong gantimpala. Isang araw ay napadaan siya sa opisina ng *Liwayway* dahil sa isang kaibigan doon. Nakita siya ni Fabian. Kinawayan ni Fabian ang kauna-unahang "Bagong Dugo" na nanalo sa Palanca. "Halika nga, ang yabang nito." Dinala ni Fabian si Reyes sa opisina ng general manager. Bukod kay Fabian, naroo't nakaupo sa kani-kanilang mesa sina Celso Carunungan at Andres Cristobal Cruz (kapwa nakilala sa panitikang Ingles ngunit naging aktibo sa

Tagalog). Akala ni Reyes ay kung ano na, iyon pala'y aalukin siya ni Fabian na maging contractual first reader/ editor. Tinanggap niya ang alok.

Nang mag-asawa si Reyes noong 1963, mula sa Pag-asa'y napalipat siya sa Tondo, sa bahay na inuupahan ng kanyang biyenan, sa kalyeng malapit sa North Bay Boulevard at sa University of Manila, karatig lamang ng Estero Sunog-Apog. Isa iyon sa mga lugar ng pinaka-maralitang mga manggagawa at lumpen sa Tondo. Hindi kalayuan sa kanilang tinitirhan ay isa ring "Bagong Dugo," si Dominador Mirasol, ang naabutan niyang matagal na palang nakatira roon, ilang kalye lamang bago ang Sunog-Apog.

Sa mga unang taon ng kanyang pagsusulat sa *Liwayway* ay hindi muna siya pumaksa ng tungkol sa mga manggagawa, sa kabila ng kanyang mayamang karanasang personal. Mayroon siyang paliwanag tungkol dito. "Rebyuhin mo ang mga sinulat ko. Ang unang sinusulat ng manunulat ay 'yong higit siyang may karanasan. Sumulat kayo ng mga alam na alam ni'yo. Sumulat kayo ng mga karanasan ni'yo. Huwag kayong pupunta sa kayo'y manghuhula. Iba naman ang kaso ko. Dahil ang sinusulat ko'y alam ko rin naman. Pero meron akong higit na alam-na-alam na hindi ko sinusulat no'n. 'Yon ang mas matimbang sa akin. Halimbawa, ako e matagal na nagtrabaho sa railroad at nakita ko ang mga manggagawa. Bakit hindi ako sumusulat ng railroad stories? Ayokong pakialaman 'yon, beybe, sa isang punto na ako'y nag-aaral pang sumulat. Sayang! Gusto kong sulatin 'yon kung ako'y magaling na. O tamo, ang tagal ko sa construction. Ba, iniipon ko 'yan. Bakit ko bababuyin ang aking trabaho—na ako'y bubugbugin ng isang punto, na ako'y nangangapa pa sa pagsusulat. Sayang ang plot mo e mamadaliin mo, ang karanasan mo'y ang ganda-ganda pero hindi ka pa marunong

humandel. Mag-aaral muna 'ko, kaya love story muna, barka-barkada. Okey rin namang istorya 'yon e. 'Yong aking mga significant events, at 'yong me malaking kinalaman sa pamumuhay ng Pinoy, 'yong me social ano, ba, ititira ko 'yon. Pag ako'y magaling na magaling na, susulatin ko 'yan . . ."

At noon ngang 1963, kapansin-pansin na ang malaking pagbabago sa tema, paksain, himig, at hagod ng kanyang mga akda. Makikita ang kanyang oryentasyon sa realismo at kamalayang panlipunan, pag-iwas sa tradisyonal na banghay, sa pamamaraang tigib sa pahiwatig, may makatunayang diyalogo. Noong 1964, tatlo sa kanyang mga akda ang nakasama sa *Mga Agos sa Disyerto*, isang antolohiya ng mga makabagong maikling kuwentong pinamatnugutan ni Efren Reyes Abueg. Ayon na rin sa introduksiyon ng editor, nilalayon sa koleksiyon na, "pag-agusan ng bagong anyo, ng bagong paksa, ng bagong pagpapakahulugan sa buhay, ng bagong paniniwalang inilululan sa mga kasalukuyang akda" ang disyertong larangan ng kathang Pilipino. At ayon naman kay Bienvenido Lumbera hinggil sa antolohiya: "What is most impressive about the writing it contains is its avoidance of the usual flaws of Tagalog fiction—worn-out themes, idealization of materials, erratic use of point of view, meaning that is left unrealized for lack of particularity of detail." Ang tatlong maikling kuwento ni Reyes na kasama sa nasabing antolohiya ay ang "Di-Maabot ng Kawalang-Malay," "Lugmok Na ang Nayon," at "Emmanuel."

Dagdag niya: "Nasulat ko na 'yong pamangkin, puwede na siguro ako sa tatay. Banat na." At isinunod na nga niyang sulatin ang kanyang mga railroad series, mga kuwento hinggil sa mga babaeng nagiging biktima ng prostitusyon, mga aping manggagawa't mga kabulukan ng lipunan at sistema.

Pagkaraan nito ay isinunod na niya ang *Sa mga Kuko ng Liwanag*. Sa kanya, ang pagsusulat ay nagsisimula "from the very first concept," hindi sa aktuwal na pagsusulat. "Dapat meron kang typewriter sa utak. Pag nagmamakinilya ka na, isinasalin mo lang ang mga naistor o nasulat sa isip mo." Na-conceive niya ang *Sa mga Kuko ng Liwanag* noong dakong 1963. Natatandaan pa niyang nasa huling ikalimang bahagi na siya ng nobela, nagunita niya ang nalalapit niyang kaarawan. Naisipan niyang bigyan naman ng regalo ang kanyang sarili, kaya't para makahabol ay pinaspasan niya ang pagsulat, nakaapat siyang chapter sa loob ng apat na araw. Ang ikadalawampu —na siyang pangwakas na kabanata—ay tamang-tamang natapos niya noong Setyembre 20, 1966, na kanyang ika-tatlumpung kaarawan. Sa ilalim ng petsa ay sinulat niya ang kanilang tirahan, hindi na Kalye "Limot Ko Na," Tundo, sa halip ay Kalye Balagtas. Waring pamisteryo. Wala nang dagdag na tukoy kung saang panig iyon ng Pilipinas. Ngunit sa kanyang mga piling kamag-anak at kaibigan, ang kanilang tinutuluyang bagong apartment sa nasabing kalye ay malapit lang sa kanto ng Shaw Boulevard, Mandaluyong.

Ang nobela'y sinimulang maserye nang dala-dalawang kabanata sa lingguhang *Liwayway* noong Nobyembre 13, 1967 at natapos iyon noong Enero 15, 1968. Ang mga kabanata ay nasa book form, walang pasa sa malalayong pahina. Nasa gitna iyon ng magasin bilang insert, pull-out. Bilang gimik sa promosyon, puwedeng tanggalin ng mambabasa ang mga kabanata, ipunin ang mga iyon, pag kumpleto na, maaaring dalhin sa *Liwayway* at ito na ang magpapa-bind niyon nang libre, may pirma pa ng awtor.

Paggunita pa ni Reyes: "Meron silang allotted typewritten pages sa printed page. Me ruling sila na ang chapter ay hindi dapat kulangin sa walong pahina, hindi

dapat sumobra sa labindalawa. Dapat pumasa ka riyan, kelangan kumasya ka riyan. E walang pasa. So wala silang problema sa short chapters. Pero pagdating doon sa mahahaba kong chapter, nililiitan nila ang illustration, ineedit pa nila. 'Yong sinulat mong isang scene, na inisip mo nang ilang gabi't ilang araw, pinag-aralan mo, binali-baligtad mo para gumanda at dumulas sa dila, kung saan ilalagay ang period o comma o semi-colon—inalis lang nilang lahat 'yon. Tsak-tsak-tsak! Gano'n, para kumasya."

Sa kanyang obserbasyon, tulad din siya ni Rogelio Sikat na metikuloso, matandain sa mga detalye. Natatandaan niyang may kinaltas na isang salitang "nakaigkas" bilang deskripsiyon sa isang street sign. Iminuwestra sa amin ni Reyes ang salitang "nakaigkas." Isa ring salita, aniya, ang nakaltas sa isang tagpo sa Chinatown. "Katingting katingtang katangtang. Mga babaeng naninimbang sa mga kubikong, maliliit na mga paa." Ito raw ay may kasunod na "kuti-kutu-katang-katang-tang" na siyang kinaltas sa magasin. Napakahalaga nito para sa kanya, pagkat sa paglalarawan ng isang paligid, bagay o pangyayari, ibig niyang masiyahan ang senses ng mga mambabasa. Sa nawalang salitang onomatopoeia, ibig niyang ma-establish na mabuti ang atmospera ng paligid, magpahiwatig ng ilang bagay. Maaaring bukod sa mga tunog na likha ng mga sapatos ng mga matatandang Tsina ay maririnig din ang mga kalatok ng mga bakal na sapatos ng mga kabayong pauyad-uyad na hila-hila ang kalesa, o ang mga kaingayan sa mga tindahan, restawran, bangketa, mga usapang haluang Tsino, Tagalog, Ingles, Español at iba pang lengguwahe sa Pilipinas; maaari namang tradisyonal na dulang Tsino na gumagamit ng tunog-pompiyang o tagulaylay.

Hindi na niya matukoy ang ilan pang halimbawa pagkat wala na siyang mapagsangguniang kopya ng

orihinal na manuskritong ginamit sa *Liwayway*. Ang kanyang kopya'y nahiram ng mga taga-PAKSA (Panulat para sa Kaunlaran ng Sambayanan), ni Bienvenido Lumbera, noong panahon ng Unang Sigwa o bago madeklara ang Batas-Militar noong 1972. Nagdaan sa kamay ng makatang-kritikong Virgilio Almario, sa ilan pang taga-Ateneo at UP, ngunit sa naging kaguluhang bunga ng Batas-Militar, kabilang sa mga nawala ang orihinal na kopya ng *Sa mga Kuko ng Liwanag*.

Nito ngang 1985, pagkatapos mabatid at sang-ayunan niya ang mga balak ng De La Salle University na ipalibro ang *Sa mga Kuko ng Liwanag*, hinalungkat niya ang mga lumang isyu ng magasing kinalalathalaan ng kanyang nobela. Ang pagbabalik niya ng mga salita, prase, o pangungusap na nakaltas ay batay na nga lamang sa kanyang memorya.

Ang agad mapapansin sa makinilyadong bagong edisyon ay ang mga panipi (quotation marks) na pangkulong sa mga diyalogo, at hindi na ang mga gatlang (dash) sa mga panimula ng pagsasalita ng bawat tauhan. Kung susuriin, ang gatlang sa mga diyalogo ng Liwayway noon ay impluwensiya pa ng literaturang Kastila; ang panipi sa mga diyalogo ng makabagong prosa ay impluwensiya naman ng literaturang Ingles. Ngunit ang higit niyang natutukan ng pansin ay ang pagbabago sa ilang salita o bahagi ng mga pambungad sa walong kabanata. Ang di niya pinasukan ng pagbabago ay ang mga kabanatang 1, 2, 11, 13, 15, 16, 17, at 19.

Sa kabanata 3, ang pangungusap na "Katawan lamang ang puhunan nila sa pakikilahok" ay tinanggalan niya ng salitang "lamang." Ang pangungusap na "Sa pagpapaalipin, sila'y naduduguan, at ito'y natatanggap nila katulad ng pagtanggap ng isang takot na manganak

sa kanyang panganganak" ay buung-buo niyang kinaltas. Pinaikli naman niya ang pangungusap na "Hindi sila naghahabol pagkat hindi alam ng nakararami sa kanila ang kanilang mga karapatan bilang mga manggagawa, at ang ilang nakakaalam ay hindi rin nakikialam pagkat sa paghahabol ay kailangan ang panustos na salapi, at sila'y walang labis na sentimo sa kanilang lukbutan." Ito'y naging "Hindi alam ng nakakarami sa kanila ang mga karapatan nila bilang mga manggagawa, at ang ilang nakakaalam ng katarungan ay salapi ang pinakikinggan."

Sa kabanata 5, ang "Sa araw na ito'y may biyayang hamog . . ." ay naging "Araw ng saboy ng biyayang-hamog . . ." Higit ditong aktibo at malawak ang imahen. Sa unang pangungusap naman sa ikalawang talata, ang panauhan ng pandiwang "umuuwi," na isang pangkasalukuyan, ay ginawang panghinaharap: "uuwi." May pandiwa ring pinalitan sa ikaanim na kabanata, mula sa anyo o kailanang maramihan ay ginawang isahan na lamang. Pansinin, ang "Nangaaanod sila sa aspaltong dagat, nangagtanghod sa ragasa ng mithi" ay naging "Naaanod sila sa aspaltong dagat, nakatanghod sa ragasa ng mithi."

Ang pambungad naman sa kabanata 9 and 10 ay parehong pinaikli, lalo na itong huli na masasabi pa ngang lubos na muling-sinulat.

Kaiba naman ang naging pagbabago sa kabanata 12. Sa halip na magkaltas ng mga salita, ay nagdagdag siya ng salita—isang punong salita lamang. Narito: "Ang tanging laganap kung Pasko, para sa Sunog-Apog, ay ang nangangagat na lamig, na mandi'y siyang tanging biyaya sa kanya pagkat siya'y walang kumot." Ito'y ginawa niyang ". . . pagkat siya'y nakaratay at walang kumot." Nakaratay! Madaling mahinuhang mararamdaman dito ng bumabasa ang bisang biswal at mas maigting na ironiya sa isang kalagayan.

Ang bisang biswal at pahiwatig na mga salita ay mapapansin din sa kabanata 14, 18 at 20. Sa kabanata 14, ang salitang "latay" ay pinalitan ng "hagupit." (Sa kabanata 18 sa *Liwayway*, natanggal ang titulo, gayundin ang pinakamalaking bahagi ng pambungad. Isang pangungusap lamang ang doo'y natira.) Pinagpilitang dukalin ni Reyes sa kanyang gunita ang nawalang mga linya, ngunit ang kanyang naipalit ay talagang pamalit na lamang. Sa kabanata 20, ang dimensiyon at pahiwatig ng aksiyon sa pangungusap na "At siya'y hahayo, masiglang lilipad sa kung saan" ay naging higit na biswal, may romantikong bisyon. ". . . lilipad doon sa siya'y kinakawayan ng mga bituin."

Ang gayong masinop na pagbabago sa sariling akda ay isa lamang sa mga partikular na katangian ni Reyes bilang sensitibong manunulat. Nagugunita niyang kung tutuusin, mahirap pantayan ang kanyang kontemporaryong si Rogelio Sikat sa maikling kuwento nitong "Tata Selo" na balitang nirebisa nang labinsiyam na ulit. Gayunman, ang bilang ng pagrerebisa sa isip at sa gawa ni Reyes habang siya'y kumakatha, gaya ng kanyang nabanggit sa dakong una, ay talagang mahirap mabatid, imposibleng mabatid. Isa pa, naniniwala siyang ang artist ay malaya, na ang sining ay protesta, ang sining ay perpeksiyon, kaya't ang lagi niyang nilalayon ay kaganapan o kasakdalan ng kanyang likhang-sining.

***

Niligis ni Reyes ang upod na niyang sigarilyo sa senisera. Sa malapit lamang ay nakatayo sa isa pang mesita ang isang naghuhumindig na kagandahan, isang hubad na bathalumang di pa natatagalan ay nililok niya nang buong tiyaga at kasiningan mula sa puno ng kamatsileng nabuwal ng bagyo sa kanilang bakuran.

"Mayroon ka bang pinagbatayan sa karakter ni Ligaya?"

"Si Ligaya. Meron akong model na pinagkunan no'n. Nakita ko ang babaeng 'yon, pati ang diskripsiyong 'yon. Malapit na akong umalis sa kasa—hindi otel, may klas ang otel— nang idating ang babaeng 'yon mula sa probinsiya. Hindi niya alam ang mangyayari sa kanya. Pagkatapos, hindi ko na siya nakita. Pero ang pagkakaalam ko roon e ipinangregalo. At eto pa . . . me kolumnista, si Teodoro Valencia. Nirereport niya ang pagkamatay ng isang maid sa Ongpin. Ybardolaza case. Sinakal at hinulog sa hagdan. Sinubaybayan ni Valencia ang kasong 'yon."

"Me mga nagsasabing composite na tauhan si Julio."

"Si Julio. Sa nobela, sa construction site, nahilo siya, nabuwal. Ako 'yon. No'ng ako'y piyon, naranasan kong mahilo dahil sa gutom at pagod."

"Si Mrs. Cruz?"

"Kilala ko 'yon. Matagal kong kilala 'yon. Hindi ko malilimot ang pagmumukhang 'yon."

"Si Mr. Balajadia?"

"Foreman namin 'yon. Pag talagang sinabi ko ang kanyang karakter, kulang. Gano'n siya ka-coldblooded, kawalang-puso."

"Me nagsasabi rin nga palang ang ending mo e pessimistic, tragic."

Natawa si Reyes. "Tragedy is hope!" Hindi na niya ito nilinaw. Ngunit binanggit niyang ang *Sa mga Kuko ng Liwanag* ay na-conceive niya bilang trilohiya. Ang kamatayan nina Ligaya at Julio ay hindi katapusan ng buhay, ng mundo. Marami pa siyang karakter. May karugtong pa ang nobela.

"Ano'ng intensiyon mo at di mo pinalaban si Julio? Ba't pinabayaan mo siyang mapatay?"

"After Ligaya, wala nang kabuluhan ang buhay niya. Ayokong palawigin pa . . . Kasi, totoo lang ang gusto kong ipakita. Ang punto e pagkatapos bang makapatay ni Julio (sa dakong una), siya ba'y masama? Wala na ba tayong simpatiya sa kanya? Iba ako sa ibang writer na puro gentlemen ang karakter. Ang karakter ko, nangre-rape. Me mga kabutihan din naman sa mga masama. Me masama ako sa mabuti. At saka, what is a lovable character? Siya 'yong kahit siya'y masama e meron ka pa ring simpatiya. Hindi ngayo't me karakter na pari, o ina, o nars, e lovable na. Marami namang mabubuting tao sa bilibid. Ako naman ang unang manunulat na nakatulog sa death row. Bago ako binigyan ng permisong matulog doon (bilang bahagi ng pananaliksik ng isang manunulat), sinabi kong wala silang sagutin kung me mangyari sa akin. Ang nakasama ko roon e sina Nardong Putik lang naman, si Golden Arm Ignacio . . . Axe-murder case—Adriano . . ."

Paglilinaw ni Reyes: "Sa nobela, pinag-combine ko ang realism at naturalism. Ayokong talunin ng realism ang talagang nangyari."

Sa literatura, ang realismo ay tumutukoy sa makatotohanang pagtatanghal ng umiiral, kontemporaryong realidad – mga kaasalan ng mga tao, mga bagay-bagay o pangyayaring nagaganap sa paligid, lipunan at panahon. Sa literaturang Pranses lumitaw ang salitang ito noong dakong 1826 at naging mapanghamong islogan noong 1850. Kontra ang mga realista sa romantikong imahinasyon, subjectivity, pagluwalhati sa lumipas, pagdakila o "paghimas" sa ego at sa indibidwal. Noong ikalabinsiyam na siglo sa Rusya, ang rurok ng realismo ay matatanaw sa mga obra maestra nina Tolstoy, Gogol, Turgenev, Dostoevski. Nakarating din ang realismo sa Amerika, ngunit higit na naging maimpluwensiya lamang iyon ngayong ikadalawampung siglo, halimbawa nito'y

ang mga obra nina Faulkner, Hemingway, Wolfe, at Steinbeck. Itinuring ng kritikong si Chemfleury, at maging ni Marx, na ang pinakapangunahing modelo ng realismo sa literatura ay walang iba kundi si Honore de Balzac ng Pransiya. Noong dakong kalagitnaan ng ikalabinsiyam na siglo, ang realismo sa Pransiya ay nauwi sa naturalismo, sa mga akda nina Flaubert, Goncourt, Zola, at de Maupassant. Kung tutuusin, ang naturalismo ay singkahulugan din ng realismo—sa mahigpit o matapat na pagtatanghal o imitasyon ng realidad. Ngunit nang lumaon, makikitang ang naturalismo ay mayroon nang iginigiit, at ito'y ang higit na hamak, nakaririmarim at di-kanais-nais na mga aspekto ng buhay at kalikasan. Natatalakay sa kanilang mga akda ang mga bagay na magaspang, marumi, brutal, malagim, at iba pang di-makanti sa realismo. Makikita sa mga naturalista ang kanilang antipatiya o pagkasuklam sa idealisasyon, sa di-makabasag-pinggang pagtalakay sa mga ordinaryong problema.

Ang realismo, ayon na rin kay Balzac, ay may sariling limitasyon. May sagot dito si Maxim Gorky: ang kombinasyon ng realismo at romantisismo. "Hindi isang realista, hindi isang romantiko, kundi isang realista at romantiko – tulad sila ng dalawang panig ng iisang kabuuan . . ."

Sa kasaysayan, makikitang ang realismo ay kaugnay ng paglakas, pagtatagumpay, at paggiwang o pagsuling-suling ng gitnang-uri. Dahil sa katangiang mapanuri ng mga realista, makikita o mahihiwatigan sa kanilang mga akda ang mga elemento sa lipunang nabubulok, bumabagsak, naiiwan, at mga elementong sumisilang, tumitindig, sumusulong. Sa literaturang Pilipino, ang paglitaw ng mga nobelang naglalantad ng mga makatotohanang pangyayaring nagaganap sa isang lipunan ay matutunton sa huling yugto ng kolonyalismong Español sa Pilipinas. Tinutukoy rito ang

*Noli Me Tangere* at *El Filibusterismo* ni Rizal. Noong panahon ng mga Amerikano, ilan sa taluktok na halimbawa sina Lope K. Santos, *Banaag at Sikat*; Faustino Aguilar, *Pinaglahuan*; Juan Lauro Arsciwals, *Isa Pang Bayani*; Lazaro Francisco, *Ama*. Pagkaraan ng Ikalawang Digmaang Pandaigdig, Lazaro Francisco, *Maganda Pa ang Daigdig, Daluyong*; Amado V. Hernandez, *Mga Ibong Mandaragit, Mga Luha ng Buwaya*; Andres Cristobal Cruz, *Ang Tundo Man May Langit Din*; Edgardo M. Reyes, *Sa Kagubatan ng Lunsod, Sa Mga Kuko ng Liwanag*; Dominador Mirasol at Rogelio Ordoñez, *Apoy sa Madaling-Araw*; Liwayway Arceo, *Canal de la Reina*; Dominador Mirasol, *Ginto ang Kayumangging Lupa*; Jun Cruz Reyes, *Tutubi, Tutubi, Huwag Kang Pahuhuli sa Batang Salbahe*; Edel Garcellano, *Ficcion*; Lualhati Bautista, *Dekada '70, Bata, Bata, Paano Ka Ginawa?*; Efren Reyes Abueg, *Dilim sa Umaga, Huwag Mong Sakyan ang Buhawi*, at iba pa.

Ang realistang nobela ay isang paglihis o pagtakas sa tradisyon ng awit at korido, isang pagsalungat sa daigdig ng pantasya. Gayunman, sapagkat matagal na panahong dumaloy sa kamalayan at dugo ng mga Pilipino ang nasabing metrika romansa, kaalinsabay ng kulturang kolonyal gaya ng pasyon, makikita pa sa mga realistang konserbatibo ang impluwensiya ng romantisismo at didaktisismo sa kanilang mga akda, bagay na siyang iniiwasan o tinutuligsa ng unang pangkat ng modernistang manunulat ng kapisanang Panitikan, sa pangunguna nina Alejandro Abadilla, Teodoro Agoncillo, Brigido Batungbakal, at Clodualdo del Mundo. Bukod dito, tinutuligsa rin ng mas radikal na mga kabataang manunulat ang paglaganap ng mga akdang may maligoy o mabulaklak na pananalita, kombensiyonal o de-kahong pamamaraan, diyalogong laging pormal, o kung di ma'y nagtatalumpati, kilometrikal; laging pagtatapos sa masaya o rekonsilyasyon, kakitiran sa

paksa at pananaw, sentimentalismo, inhibisyon sa salitang-kanto at maselang paksain, moralismo, kawalan ng kamalayang panlipunan, atbp.

Ang mga bagay na ito'y naoobserbahan ng grupo ni Reyes, ng mga Jacob at Sikat (na di-lumao'y paminsan-minsang tinatawag na mga Bolsheviky ni Fabian) noong mga unang taon ng kanilang pagsusulat sa popular na magasin, bale 1959–1962. Sa isang dako, inspirasyon at hamon sa kanila ang noo'y pagiging aktibo ng ilang prestihiyoso't progresibong matandang nobelista, gaya nina Lazaro Francisco at Amado Hernandez na sa kanilang pagiging realista ay nagtataglay ng masaklaw na kamalayang panlipunan, malakas na tinig ng protesta, at mabulas na pananagalog. Gayunman, di maglalao'y may ilang kabataang makadarama na dapat nang sudlungan ng naturalismo ang halimbawang realismo ni Francisco, dapat nang tigpasan o idaan sa pagsasalaysay, paglalarawan o aksiyon ang diyalogo ni Hernandez.

Sa gitna ng ganitong atmospera, ang mga taon ng dekada sisenta ay kapapansinan ng sigla at pangako sa hanay ng mga "Bagong Dugo." Obserbasyon ni Efren Reyes Abueg: "Nitong 1960 nagsimula nang mag-usisa tungkol sa kalagayan ng lipunan ang mga kuwentista. Sumipot si Ave Perez Jacob na pumaksa ng kawalang-katarungan sa bilangguan at ang pagsuysoy sa mga sanhi ng pagkakabilanggo ng mga kriminal. Nariyan si Levy Balgos de la Cruz na naghimagsik sa karumihan at kasamaan ng kapaligiran ng mga lugar ng iskuwater. Tinunton ni Edgardo Reyes sa kanyang mga kuwento ang ugat ng pagkabulid sa masamang propesyon ng mga babae. Samantalang si Rogelio Sikat ay nagsimula nang sumulat tungkol sa nayon ng San Roque . . . Nang lumaon, pumasok na rin sina Dominador Mirasol at Rogelio Ordoñez sa kanilang mga kuwento tungkol sa manggagawa."

Noong 1963, isang timpalak sa pagsulat ng nobela ang binuksan ng *Liwayway* para sa mga kabataan, kabilang na ang mga "Bagong Dugo." Pinupuwera sa timpalak ang datihan nang mga nobelista ng *Liwayway*. Narito ang ulat na may maikling puna ng kritikong-propesor na si Soledad S. Reyes hinggil sa mga tuntunin at limitasyon ng timpalak: "Una, dapat sulatin ang nobela sa ikatlong panauhan (third person point of view) at hindi sa unang panauhan (first person point of view). Pangalawa, bagama't kahit anong uri ng nobela ay maaaring isali – mula sa romansa hanggang sa kababalaghan – hindi ito dapat malayo sa anyo ng nobelang inilalathala ng magasin. Malinaw na hindi maaaring gamitan ng sopistikadong teknik ang mga akda: hindi ito mauunawaan kaagad ng mga mambabasa. Pangatlo, kailangang buuin ang nobela ng dalawampu hanggang tatlumpung kabanata lamang. Nangangahulugang hindi maaaring makasulat ng nobelang may dimensiyon ng *Banaag at Sikat* o *Pinaglahuan*. Pang-apat, ang bawat kabanata ay dapat buuin ng sampu hanggang labindalawang pahina." Binanggit din ni Soledad Reyes ang pansin ni Rogelio Sikat na sa timpalak na iyon ay ipinapataw ng *Liwayway* ang "pangangailangang isaalang-alang ang panlasang popular."

Sa ibang salita, ang dilema ng mga kabataang nagrerebelde sa estetika ay nasa isang kontradiksiyon: na gayong ang patnugutan, sa pamumuno ni Fabian na dating kasapi sa Panitikan, ay nagtataguyod ng isang pandayan para malinang ang kakayahan sa pagsulat ng mga kabataan, waring hindi naman lubusang magagamit nitong huli ang kanilang oryentasyong nakukuha noon sa mga modernista/realistang manunulat ng kanluran, bukod sa pansariling inobasyong hangad ipasok sa kanilang mga akda.

Sa kabila ng gayong limitasyon, nakita ng mga "Bagong Dugo" na maaari pa rin silang "makapagrebelde,"

makapagpakita ng kabaguhan o natatanging kasiningan sa kanilang mga obra. Pagtatapat ni Reyes: "Lahat ng rules ng *Liwayway*, binayuleyt ko. Lahat ng rules ng contest, binayuleyt ko. Kung talagang me kuwan 'yan, mananalo ang putangnang 'yan. Hindi ako naniniwala sa rules na mananalo ka dahil sa technicalities." Nang taong sinusulat niya ang panlahok na nobela, muli—pagkaraan ng may anim na taon—ay isa siyang estudyante sa unibersidad, nakaenrol sa Journalism sa MLQU. Samantalang nag-aaral ay siya ang namatnugot ng pahinang Pilipino ng *Quezonian*, opisyal na pahayagang pang-estudyante sa unibersidad. Ngunit naaasiwa na siya dahil sa ilang bagay, kaya nakakaisang taon pa lamang siya ay tumigil na siyang muli sa pag-aaral. Pangunahing problema niya ang ROTC. Kung ba't hindi niya magawang sumaludo sa mga opisyal, o kaya'y magpaikli ng buhok. Noong unang araw ng pagtawag sa mga nagpalistang kadete ay kasama ni Reyes si Rogelio Sikat (bagong alumnus noon ng UST). Pagkat ayaw ngang sumaludo ni Reyes ay napilitang akuin ni Sikat ang lugar ng kaibigan. Pagtawag sa pangalang Edgardo M. Reyes ay lumapit at sumaludo si Sikat sa opisyal. Pagkaraang pasadahan ang form ay sinipat-sipat siya ng opisyal, waring hindi makapaniwala. "5'9" ka? E mga 5'6" ka lang a." Sa kagipitang iyon ay mabilis na gumamit ng malikhaing imahinasyon si Sikat. Nakalusot din ito kaya't opisyal na napaenrol si Reyes. Ngunit nataon talaga sa kainitan at kalakasan ng kanyang pagsusulat, bukod sa responsibilidad at adjustment ng isang bagong kasal, napilitan ngang tumigil sa pag-aaral si Reyes.

Noong 1964, ipinahayag ang mga nanalo sa timpalak ng *Liwayway*. Nagtamo ng unang gantimpala ang kanyang *Sa Kagubatan ng Lunsod.* Inilabas na de-serye ang nobela mula sa isyung Nobyembre 30, 1964 hanggang Abril 12, 1965. Pagkaraan lamang ng isang

taon, ang kanya namang *Sa mga Kuko ng Liwanag* ay nagtamo ng ikalawang gantimpala, sa timpalak din ng *Liwayway*.

Pagkatapos basahin noon ni Efren Reyes Abueg ang *Mga Kuko*, sinabi niya kay Reyes na higit niyang nagustuhan ang *Sa Kagubatan*. Para kay Abueg, higit na solido ang plot, mas malawak ang dimensiyong panlipunan, at very unassuming o mas natural ang lengguwahe ng *Sa Kagubatan* kaysa *Mga Kuko*. Dagdag ni Abueg: "Sa *Mga Kuko*, pinakikita ni Edgar ang kanyang sopistikasyon bilang manunulat. The writer is more dominant than the story. Isa pa, inilabas niya ang foreword, dapat nasa loob ng teksto. Pag hindi ka nag-foreword, hindi ka maiintindihan."

Para naman kay Soledad Reyes, "Wala pang gaanong dimensiyong panlipunan ang unang nobela ni Reyes. Hindi rin kakikitaan ng malalim na pagkaunawa sa batayan ng personalidad ng kanyang mga tauhan, bagama't mahihinuha ang bahagyang impluwensiya ni Freud sa kanyang paglalarawan kay Angel at sa traumang naganap noong bata pa ito na siyang nakasira sa pagtitiwala nito sa kababaihan. Gayunman, maaaninag sa bagong nobela ang ilang katangiang lalong naging matingkad sa mga sumunod na akda—masining na paggamit ng wika, ang pagbibigay-pansin sa maliliit na detalye ng kapaligiran, ang pagsusuri ng psyche ng mga tauhan, at ang masinop na paghahanay-hanay ng mga sitwasyon." Idinugtong niyang "Sa akdang *Sa mga Kuko ng Liwanag*, pinatibayan ni Reyes ang kanyang katayuan sa unang hanay ng mga makabagong nobelista."

Nauna rito, ang kritikong-propesor Bienvenido Lumbera ay gumawa ng sariling pagtataya hinggil sa awtor ng *Sa mga Kuko ng Liwanag*: ". . . The best of the young novelists is Edgardo Reyes . . . whose college education has made him knowledgeable about the most

recent developments of fiction in the West, but who has resisted the lure of formalist experimentation in favor of realistic documentation of the plight of the exploited poor. He has written what is perhaps the most artistically wrought social novel so far by a Filipino author. *Sa mga Kuko ng Liwanag* is a very slim novel when put beside *Banaag at Sikat*, *Mga Ibong Mandaragit* or *Maganda Pa ang Daigdig*, but its impact as a reflector of grim socio-economic conditions is by telling. This is a result of a selectivity that comes from a thorough knowledge of the social problem the author has chosen to analyze."

Natapos sulatin ni Reyes ang *Sa mga Kuko ng Liwanag* ilang taon bago magbisperas ng makasaysayang Unang Sigwa ng dekada '70. Ang paglakas ng mga makabayan, makasimulain, demokratikong sektor at organisasyong nagtataguyod ng kilusan para sa pambansang kalayaan at demokrasya ay nadama noon na lamang huling mga taon ng dekada '60 hanggang sa umabot nga sa kaigtingan at pagsiklab sa pagpasok ng dekada '70. Sa ganitong konteksto, isinasaalang-alang sa pagpapahalagang ito na iba ang umiiral na uri at antas ng kamalayang pampulitika at pangkultura sa mga manunulat at ibang sektor noong dekada '60 kaysa kamalayang ideyolohiko ng dekada '70 hanggang sa kasalukuyan.

Sa bahaging ito, ano pa ang ating matutukoy – bilang dagdag, pagkomporme o paglilinaw – na mga partikular na katangian at kahalagahan ng *Sa mga Kuko ng Liwanag*, bukod sa ilang pahapyaw na puna o pangkalahatang ebalwasyon ng mga naunang kritiko?

**– Malakas at masining na paghawak sa wika.** Ito ang unang-unang mapapansin sa akdang ito ng mga kritiko ng literaturang Tagalog. Matipid sa salita, masinop sa detalye at akmang salita ang awtor. Natural at madulas ang daloy ng mga prase't pangungusap, lalo na sa mga pambungad ng bawat kabanatang may hagod lirikal,

poetikong intensidad. Hindi siya malaaliping sumusunod sa tuntunin ng gramatika upang higit na maging masining at mabisa ang kanyang pananalita. Halimbawa'y mayroon siyang pangungusap na "Sa isang palag ng tuwa ay lipad sa hangin ang pansit ni Nene at ni Boy." Mayroon na siyang "choice of language" sa unang talata pa lamang ng unang kabanata; alam niyang ang salitang "lipad" sa halip na "lumipad" ay lihis sa istriktong gramatika. Ngunit intensiyonal ang kanyang paglabag upang makalikha ng "harmonious sound" o estetikong bisa nang di kumakabyos sa diwa ng pangungusap. Ayon na rin sa kanya: "Pag itinama 'yong 'lipad' o ginawa mong 'lumipad' – dinagdagan ng isang pantig, mahuhuli ako sa beat, beybe!"

**– Makatotohanang diyalogo**. Tunay na salitang tao at hindi salitang libro. Hindi patalumpati o pasermon. Walang pagmamalabis o luhong panretorika. Sa pagpapaikli ng mga salita, sa hangaring ma-capture ang paraan ng pagsasalita ng bawat tauhan, isa siyang prosistang malayang gumagamit ng "poetic license." (Ayon na rin sa awtor, ang isang pangunahing natutuhan niya sa Premiere High School ay ang makatotohanang diyalogo: Kung ano ka, dapat, ganon kang magsalita.)

**– Makulay at masining na paglalarawan.** Ang paligid o bagay ay hindi lamang niya ipinakikita, ipinadadama, ipinasasalat, o ipinalalanghap, kung kinakailanga'y ipinaririnig sa kanyang mga mambabasa. Sa iba't ibang bahagi ng akda ay nakalilikha siya ng komposisyon, ng musika, halimbawa'y sa lugar ng construction, sa mga bangketa ng Chinatown, sa tumatakbong bus na nagpapalawig ng atmospera, damdamin o aksiyon. (Magugunitang si Serafin Guinigundo, isang mas naunang kuwentistang taga-Bulacan din—ang may ganitong sinop sa musikal na hanay ng mga salita.) Matalas ang pandama ng awtor sa pagpili ng detalye. Halimbawa'y ang isang tagpo sa loob ng barungbarong

nina Atong sa Sunog-Apog, isang gabing silang tatlo nina Perla at Julio ay kumakain. “Malikot ang ningas ng gasera sa ibabaw ng dulang at nagsasayaw sa dinding ang kanilang mga anino.” Kung sa isang ordinaryong manunulat, maaaring hindi na mapansin sa tagpong iyon ang pagsayaw sa dinding ng mga anino. Sa gayong paglalarawan, naipapahiwatig ng awtor ang pagkagat ng gabi, ang pagbabago sa dapyo ng hangin, ang mood. Sa pagpapatuloy ng aksiyon o paglipas ng panahon, hindi niya kinakaligtaang ipakita kung ano ang mga pagbabagong nagaganap sa paligid.

– **Inobasyon.** Marami sa mga naunang realistang nobela ay nagtatampok ng mga bidang laging buhat sa middle class. O kung galing man sa lower class ay nagtataglay ng mga katangiang tila walang pingas. Ang mga pangunahing tauhan ni Reyes ay kinuha niya sa lower class. Bukod dito, gaya ng nasabi na niya, ang kanyang mga tauhan ay hindi yaong mga bayani ng epiko o korido na nagtataglay ng di-karaniwang lakas o katangian gaya ng anting-anting. Hindi perpekto sina Julio, Ligaya, Atong, at Perla, ngunit hindi iyon hadlang sa pagkakaroon ng simpatiya ng kanilang mga mambabasa. Isa pa, ang paglalagay ng pambungad na may lirikong rendisyon sa bawat kabanata ay isang uri ng eksperimentasyon, isa pang “poetic license.” Ang pambungad ay naging mahalagang bahagi sa kabuuang disenyo ng akda, at nakatutulong sa pagpapahiwatig ng mga bagay-bagay, pangyayari o aksiyon—sa lalong ikasisidhi ng pananabik at kasiyahan ng mambabasa. (Magugunitang si Stendhal—Marie-Henri Beyle, sa kanyang nobelang *The Red and the Black*, ay gumamit ng maiikling prologo sa anyo ng mga siniping berso o prosa mula sa iba't ibang awtor ng iba't ibang bansa; sa nobelang may apatnapu't limang kabanata, ang huling apat na kabanata lamang ang intensiyonal na walang titulo at prologo.) Samantala, ang bawat kabanata ng *Sa*

*mga Kuko ng Liwanag* ay may titulo at prologo sa prosang lirikal sa sariling pananalita lamang ng awtor.

– **Pag-iwas sa kombensiyon.** Hindi siya naniniwalang ang bawat maikling kuwento o nobela sa mga magasing komersiyal ay dapat na laging magwakas na masaya, tulad ng sa mga fairy tales. Ang malungkot o malagim na wakas ay bahagi lamang ng kanyang makatotohanang paglalarawan. Ang kanyang mas natural, makatotohanang diyalogo, at paggamit ng mga pambungad at mas hamak na mga tauhan ay mababanggit ding pag-iwas sa kombensiyon. Isa pa, sinulat niya ang nobela gaya ng pagsulat niya sa isang maikling kuwentong karaniwang tumatakbo nang isang punto-de-bista. Sinagasa niya ang dating pamamaraan sa nobela, na "for convenience," ang mga awtor ay karaniwang palipat-lipat ng karakter, ng pananaw. Sa kanyang nobela, pinadaan niya sa isang karakter lamang ang punto-de-bista. Sa ibang salita, kay Julio na naroon sa bawat kabanata, o sa presence ng pangunahing tauhan, ang lahat ay subjective. Halimbawa'y hindi siya (ang awtor) maaaring tumutok (at talagang hindi tumutok) nang wala si Julio. Ang sabi nga niya: "Tamang mahirap din 'yong palipat-lipat, pero mas mahirap ang sa akin—hindi palipat-lipat."

– **Kombinasyong realismo-naturalismo, estilong Pilipino.** Ang ikinaiiba nito sa karaniwang realista sa makatotohanang pagtatanghal ng isang kitib o mukha ng buhay ay nasa radikal na pagpili ng salita, tagpo, aksiyon, bukod sa nasabi nang pinagmulan ng mga tauhan. Hindi siya nasisiyahan sa impresyonistikong paglalahad lamang, sa pagbatay lamang sa karampot na karanasan o malabong memorya. Kung kinakailangan, siya'y personal na nananaliksik, nagsisiyasat tungkol sa isang bagay upang siya mismo'y maging kumbinsido sa pagiging makatunayan ng kanyang paglalahad o paglalarawan.

Halimbawa, bago niya sinulat ang kabanata 4, "Nawawala: Alamat ng Isang Estero," nagtanung-tanong muna siya sa mga taga-Sunog-Apog kung saan nagmula ang pangalan ng nasabing lugar. Walang makapagsabi sa kanya. Nagpunta siya sa Pambansang Aklatan, nagsaliksik, nagtanung-tanong sa mga librarian, nagpatulong sa pagsuysoy sa alamat o kasaysayan ng Estero Sunog-Apog. Sa kanyang pagtataka-panlulumo, wala rin siyang nakuhang tala. Sa gayon, sa kabanata'y kanyang naisulat, "Walang nagmamalasakit, kaya't walang umaawit, sa alamat ng isang estero." Sa akda, pinalis ng awtor ang inhibisyon at moralismo ng isang realistang konserbatibo, at sa paraang natural at walang sensasyonalismo ay nagtanghal ng mga bagay na para sa mga manang at manong ng literatura ay maituturing na magaspang, marawal, malaswa, marahas, masama. Sa kabila nito, ang tema at himig ng istorya ay nanatiling seryoso, ang simpatiya sa mga tauhan ay hindi nababawasan. Sa mga bahagi ng salaysay, maliban sa loob ng mga pambungad, ang katauhan ng awtor ay hindi makikita, nasa likuran lamang siya, sumusubaybay o nagmamasid lamang yamang siya'y "obhetibo." Magugunita ng mga mambabasa ng dekada '60, ng mga iskolar ng literatura at kasaysayan ng bansa, na noong huling hati ng dekada '40 at unang hati ng dekada '50, ay mapapansing marami sa mga pamilya ng mga Huk at karaniwang magsasaka/manggagawa sa gitnang Luzon, Bikol, Bisaya at ibang panig ng Pilipinas na naging "mainit" sa mga militar, o nadiskaril sa kani-kanilang puwesto dahil sa digmaan—ay nagsilikas sa Maynila. Sa tagalalawigan, ang Maynila ay di lamang santuwaryo, ang Maynila'y lugar din ng progreso, ng disente, sopistikadong buhay, ng pag-asa para sa magandang bukas. Mula sa labas ng lunsod, ang liwanag at ningning ng Maynila ay nagsisilang ng mga pangarap ng mga kabataan. Tila sila mga gamugamong nahahaling, hindi makatanggi sa gayong agimat,

kumakaway na liwanag at ningning ng lunsod. Ngunit kaugnay ng panahong iyon ng paglikas ay dumarami ang mga taong walang trabaho, ang pagsulputan ng mga iskuwater sa loob at karatig ng lunsod, ang naliligaw na barkada ng mga tinedyer, ang sagupaan ng mga Bahala Na, OXO Gang – ng mga Asiong Salonga, Totoy Golem at Erning Reyes, ang paglaganap ng mga kabaret at kasa, at iba pang problemang panlipunan.

– **Pagkamakabuluhan.** Natugunan ni Reyes, sa pamamagitan ng kanyang paghihimagsik sa estetika o inobasyon sa porma ng nobela, ang pangangailangan ng literaturang Tagalog na magkaroon ng mga akdang may kamalayang panlipunan (hindi pandomestikong saklaw o antas lamang), maladokumentaryo sa pagiging makatotohanan, may sariwa't mabulas na lengguwahe, at sa paraang masining at dinamiko.

Gaya ng nabanggit na, nasulat ang *Sa mga Kuko ng Liwanag* sa panahong hindi pa malalim ang kamalayang pulitikal o ideyolohiko ng maraming manunulat, gayon din ang iba pang sektor. Hindi pa nababasa maging ng marami sa naging lider ng kilusan para sa pambansang demokratikong rebolusyon ang maimpluwensiyang "Yenan Forum on Literature and Art" ni Mao Zedong at marami pang lathala mula sa mga bansa ng Ikatlong Daigdig, at bansang sosyalista. Wala pa ang tinatawag na linyadong pagsulat na konsentradong tumutuligsa sa mga puwersang imperyalismo, burukrata-kapitalismo, piyudalismo at pasismo. Wala pa ang linyadong literaturang nagsusulong ng mithiing pambansang kalayaan at demokrasya. Sa ganitong konteksto, madaling maunawaan ang ilang limitasyon sa akdang ito—na siya ring matatagpuan sa ilang modernistang prosista at makata ng dekada '60. Ang unang matutukoy rito'y ang indibidwalismo sa pananaw ng awtor, na mapapansin sa mga pangunahing tauhan bilang biktima, di pa bilang

kolektibong puwersa o tagalikha ng mga pangyayari o kasaysayan. Ito ay mahahakang impluwensiya ng eksistensiyalismo, gaya ng idealisasyon sa kabiguan o kamatayan. Isa pa, bunga ng kawalan pa ng siyentipiko o makauring pag-analisa sa lipunan, nagkakaroon ng misconception o kalabuan sa paglalantad ng ilang negatibong puwersa sa iba't ibang hanay, sektor, kalahian. Gaya ng nailahad ni Ave Perez Jacob sa kanyang panunuring sanaysay hinggil sa pelikulang *Maynila: Sa mga Kuko ng Liwanag* na batay nga sa nobelang ito, matagal na panahong ang turing, akala, ng maraming Pilipino sa mga Tsino ay ito ang mga Hudyo sa lipunang Kristiyano sa Pilipinas. Mahirap ngang tiyakin kung ang tanging layunin ni Reyes sa pagpatay ni Julio kay Ah Tek ay upang ipaghiganti lamang ang pagkamatay ni Ligaya. Sana, wika ni Jacob: ". . . as a process this should signal the passing of the Chinese, in symbolical and literal terms, as evil personified in the landscape of Philippine literature." Sa pagpasok na lamang ng dekada '70 luminaw sa mga naging rebolusyonaryong manunulat, at sa mga progresibong sektor ng sambayanan, na imperyalismong Amerikano at mga lokal na kasabwat ang pangunahin at tunay na puwersang pumipinsala sa kabuhayan, politika, at kultura ng lipunang Pilipino.

Dahil sa malalim na karanasan, talas ng estetikong sensibilidad, at masinop na paglalarawan, naipakita rin ng awtor ang positibo, potensiyal na katangian ng mga pangunahing tauhan, gaya ng likas na pagtutulungan at pagdadamayan ng mga dukha sa mga oras ng kanilang matinding kagipitan at trahedya. Naipakita rin ng awtor ang mga detalye ng panlilinlang at pagsasamantala sa mga tauhan, gaya ng sistemang Taiwan o pagkikilo sa suweldo ng mga manggagawa, ang mekanismo o ugnayan ng pagsasamantala at pang-aapi di lamang sa mga construction kundi gayon din sa mga hukuman/

institusyon, (gaya ng pamilya nina Atong na naging biktima ng pang-aagaw ng lupa ngunit natalo sa kaso), sa mga lansangan, sa mga kasa, sa bahay ng mga Ah Tek. Sa gayo'y nakaiwas ang awtor sa nakalilitong assumption o heneralisasyong kung minsa'y napapansin sa ilang dogmatikong manunulat.

Sa ating muling paglingon sa dekada '60, walang alinlangan, ang *Sa mga Kuko ng Liwanag* ay sadyang maituturing na nasa unang hanay—kabilang sa iilang pinakamakabuluhang akda, isang malaking kontribusyon sa makabagong estetika at sensibilidad sa larangan ng realista-naturalistang nobelang Tagalog, sa pag-unlad ng literaturang Pilipino.

**Quezon City**
**Enero 1986**

## KABANATA 1

# Gusali

*Sa simula, siya'y isang kalansay na nakatalalan sa hangin. Isang matayog, buhaghag na bunton ng patapong mga piraso ng tablang gato, mabukbok, mabitak, masalubsob, pilipit, kubikong, na pinagpaku-pako nang patayo, pahalang, patulibas, kabit-kabit nang walang wawa, tulad ng kahig-manok sa lupa, at dito'y sisingit ang mga tadyang na bakal at ang mga yero at mga playwud at mga lawanit upang saluhin ang buhos ng labusaw na halo ng tubig, graba, buhangin at semento, at ang malabsang sangkap ay sisiksik at titigib sa hulmahan, matutuyo, titigas, yayakap sa mga tadyang na bakal at sa mga bitukang tubo. Bawat buhos ng malabsang sangkap ay karagdagang laman ng kanyang katawan, karagdagang guhit sa tutunguhing anyo. Unti-unting paglapad at pagtaas ng katawang konkreto. Kikinisin siya, dadamitan ng salamin, tisa, marmol at pormika, hihilamusan ng kulay upang umalindog ang kanyang balat. At sa kanyang ganap na pagkaluwal ay bibinyagan siya, at ang pangalan niya'y iuukit sa tanso.*

*Sa simula, siya'y isang kalansay na nakatalalan sa hangin. Pagyayamanin siya, maglalaman at lulusog sa dilig ng pawis at dugo. At siya'y matatayo nang buong tatag, lakas at tibay, naghuhumindig at nagtutumayog sa kapangyarihan,*

*samantalang sa kanyang paanan ay naroon at lugmok, lupaypay, sugatan, duguan, nagtingala sa kanyang kataasan, ang mga nagpala sa kanya.*

*Sa simula, siya'y isang kalansay na napahahabag, at nagwakas na isang makapangyarihan, palalong diyos.*

SIYA ANG LALAKING KARANIWANG MAKIKITA sa bukid, may pigil na araro. Balat na sunog sa araw. Buhok na tumatabal, malaginto sa kauhawan sa pomada. Dibdib na wari'y bariles. Mga brasong mapipintog sa masel. Malalapad at makakapal na kamao. Daliring punggok at matataba. Ngunit wala siya sa bukid. Sa mga lansangan ng lunsod nahadhad ang kanyang de-gomang sapatos. Sa lunsod nangupas ang kanyang pantalon, kasuotang kung matatagpuan sa sahig ng bahay ay hindi pangingimiang ipaglampaso niyong hindi maselan.

Isang umaga ng Marso ay nakatayo siya sa Isaac Peral, nakaamba sa pagtawid. Nagtutugisan ang mga kotse. Hagibisan ang mga bisikleta ng mga magrarasyon ng diyaryo. Sa kabila ng daan, sa kanyang tapat, nakatalalan sa hangin ang kalansay ng itinatayong gusali, nababakuran ng mga kupi at kalawanging yero na pinag-ugdung-ugdong nang patayo. Nakaparangalan sa bakod ang sarisaring anunsiyo sa kunstruksiyon. PBM Steel. Jalousies by JALWINDOR. PERMANENT Concrete Blocks. Plumbing by AMAYA. Iba pa. Kahalo ng mga ito ang perspektibo ng gusali, malapad at may anim na palapag, tanaw sa dinding na kristal ang paikot na

igpaw ng hagdan. Sa ibaba ng iginuhit na larawan ng gusali ay nakatala:

The Future LA MADRID BUILDING
Architectural Design: T. S. Obes and Associates

Nakasilip siya ng puwang sa salubungang hugos ng mga sasakyan, binagtas niya ang kalsada. Nakisunod siya sa daloy ng mga manggagawang nagpapasukan sa tarangkahang nakabutas sa bakod na yero. Marami nang manggagawa sa loob.

"Narito na ba 'yong kapatas ng mga kantero?"

Naabala sa pagsusuot ng gapak na pantrabaho ang kanyang napagtanungan.

"D'yan ka magtanong," sabi nito sabay nguso sa batibot na lalaking nakaupo sa salansan ng mga tabla sa kaliwa niya. Mga dalawampung taon ang batibot na lalaki, nakasinelas ng bulok na sapatos na katad na ginawang sinelas. Sa gawak ng malibag na sando nito ay nakasungaw ang kaliwang suso na natutubuan ng tatlong hibla ng balahibo. Taas ang kanang paa nito, at habang kinakanta ang "A Certain Smile" na binabasa sa hawak na songhits ay walang lubay ang kamot sa binti. "Kantero 'yan. Steelman ako."

Napatigil ng pagkanta ang batibot na lalaki, napatingin sa kanila.

"Bakit?"

"'Yong kapatas daw n'yo."

"Si Mister Balajadia?"

"Di ko alam ang 'alan n'ya. Pero mataba s'ya, medyo kalbo, nakasalamin."

"Si Mister Balajadia nga. Tingnan mo ro'n sa bodega. Do'n ko natanaw kangina."

Nagsisikip ang bodega sa salansan ng suput-supot na semento. Nakasalpak sa isang kahon ng pako si Mister Balajadia, may plano sa kandungan, may metro sa kamay.

"'Dang 'maga ho."

Tiningala siya. "O?"

"Ako ho 'yong lumapit senyo no'ng nakara'ng linggo. Sabi n'yo ho, bumalik ako ngayon."

Nasa plano na uli ang tingin ni Mister Balajadia, parang hindi alam na narito siya.

"Sobra na'ng tao ko. Bumalik ka na lang uli sa ibang araw."

Tila siya binangag na aso.

Tiniklop ni Mister Balajadia ang plano. Tumayo ito.

"Sige na ho."

Minasdan siya ni Mister Balajadia.

"Nakapagkantero ka na ba?"

"Oho."

"Ano'ng alam mo sa pagkakantero?"

"Piyon lang ho."

"Piyon! Maski sinong gago, basta may katawan, p'wedeng piyon. Sa'n ka nakap'westo no'ng makapagkantero ka?"

"Sa halo ho."

"Sa'n ang trabaho n'yo no'n?"

"Sa Cubao ho. Malapit na hong mayari 'yong bilding. Di na nila ke'langan ang piyon."

Naglabas ng bolpen saka isang maliit na kuwaderno si Mister Balajadia.

"'Ngalan?"

"Julio Madiaga ho."

"Sige, bibigyan kita ng trabaho. Pero ayoko ng tamad, ha? Dos singk'wenta'ng gana mo."

"Ho?"

"O, bakit?"

"Do'n ho sa pinagtatrabahuhan ko, tatlong piso'ng. . . ."

"O, e di do'n ka magtrabaho. Burahin ko na'ng 'ngalan mo?"

"Hindi ko. 'Kala ko lang ho kasi . . . ."

Lumabas ng bodega si Mister Balajadia, kasunod si Julio.

"Omeng!"

Patakbong lumapit kay Mister Balajadia ang tinawag.

"Ilagay mo siya sa halo," sabi ni Mister Balajadia kay Omeng. "Ipalit mo kay Gido. Ilagay mo sa buhos si Gido."

Apat sila sa halo. Tulong sa pagtatakal ng buhangin at graba sina Atong at Benny. Si Imo ang nagtutubig. Si Julio ang nag-uuho ng semento. Si Benny ay iyong batibot na lalaking kangina'y kumakanta, at ngayo'y sumisipol ng isang martsa. Si Atong ay mga dalawampu't tatlong taon, maskulado, hubad-baro. Si Imo ay mahagway at maputing-maputla, makakasintanda ni Atong.

Umiinog ang dilaw na concrete mixer, wari'y globo, at sa pag-inog ay kumakarugkog—kutug kutug-kutug-kutug kutugtug-tugtug. Lalawit ang panalok na dila ng concrete mixer. Bubuhos ang graba. Bubuhos ang buhangin. Bubuhos ang semento. Bubuhos ang tubig. Uurong sa pinanggalingan ang panalok na dila at ang subong sangkap ay uuho sa umiinog na tiyan.

Kutug-kutugtug.

Hubad-baro si Julio at ang katawan niya ay humuhulas sa pawis at dumi. Sa bawat uho ng semento ay umaaso ang kremang pulbos. Pulbos na nanunuot sa ilong at marahil ay hanggang sa mga butas ng baga, nagpapaputi sa buhok, kumakapit sa pawis, nagpapaitim at nagpapalagkit at nagpapakati at sumusunog sa balat. Pulbos na asido sa maalat na pawis na kumukulo sa bagsik ng init ng araw.

Buhat ang isang supot na semento, naupos si Julio. Bumagsak ang kanyang dala, pumitpit sa kanyang mga paa. Dinaluhan siya ng kanyang mga kasama.

"Bakit?" tanong ni Imo.

Itinindig siya nina Atong at Benny. Hinikwat ni Imo ang supot ng sementong nakadagan sa kanyang mga paa. Humahagok si Julio.

"Nanginginig ka, a," sabi ni Atong. "Me sakit ka ba?"

Umiling si Julio. "Sa . . .sa gutom lang siguro 'to. Kahapon pa ko di . . .kumakain."

Nganga ang tatlo.

"E, ba't gano'n?" tanong ni Benny.

"'Alang makain."

Dumarating si Omeng. Sumusugod. "Bakit? Bakit? Ano'ng nangyari?"

"Kahapon pa raw s'ya di kumakain," sabi ni Imo. "Nag-collapse."

Umalis si Atong at bumalik na dala ang isang munting balot ng pagkain.

"O, baon ko 'to. Tsumitsa ka. Kami na muna'ng bahala rito. Tir'an mo lang ako ng kahit konti para tanghalian ko."

"Sige," sabi ni Omeng. "Kumubli ka lang para di ka maispatan ni Kalbo. Putris, 'wag kang sasabak sa ganitong trabaho nang walang karga 'yang t'yan mo. Lalagutin ka nito."

KABANATA 2

# Mga Hiwaga ng Gabi

*Sa lunsod, ang gabi'y mga sandali ng kahiwagaan. Mga kordero sa liwanag na sa puyo ng dilim ay nagiging mga halimaw na may mga pangil at mga sungay. Mga matang nakasilip sa mga hubad na pangitain. Makakamandag na labing pusagan ng makakamandag ding tuwa. Mga ligaw na pagsuyong nagbubulid ng mga aping uha sa basurahan. Makakating kamay na mga lintik sa dugo ng iba. Mga kaluluwang tumatakas sa anino ng sariling punla ng lagim. Mga utak na gumigiling ng mga pakana.*

*Ang katotohana'y ngumingiti sa liwanag, ngumingisi sa karimlan.*

BAON NI ATONG ANG INALMUSAL NI JULIO, at ngayo'y nananananghali siya sa baon ni Omeng. Salo sila. Kaning pinabango ng pagkakabalot sa dahon ng saging. Tatlong pritong galunggong. Isang malaking kamatis na nang lamutakin nito ay umitim ang katas sa duming hindi naalis ng madaliang paghuhugas ng kamay.

Pagkapananghali ng mga manggagawa ay nag-umpuk-umpok sila. Siga-sigarilyo. Kuwentuhan.

Ang iba'y nahiga at umidlip sa ibabaw ng salansan ng mga playwud, sa kamada ng mga tabla, sa lupang binanigan ng kinalas na supot ng semento. Nakahilig sa bunton ng graba si Benny, nakade-kuwatro, kumakanta habang nakatingin sa songhits. Sa tabi ng putulan ng bakal, kagrupo ni Julio sina Atong at Omeng.

"Galing ka sa probins'ya?" itinatanong ni Atong kay Julio. Tumango si Julio. "Sa'ng probins'ya?"

"Sa Marinduque."

"Naglayas ka?" tanong ni Omeng.

"Gusto kong makarating dito, matagal na."

"Bakit?"

"Mahirap sa 'min. Nangingisda lang ako sa 'min."

"Mas mahirap dito. Masarap dito pag me pera ka. Pag wala, patay-patayan ka. Wala ka man lang ba maski na isang kamag-anak dito?"

"Ewan. Meron din siguro. Di ko alam."

"'Ka ko, kung me kamag-anak ka rito, maski pa'no nama'y kakain ka."

"Matagal ka na rito?" tanong ni Atong.

"Mga . . . mga pitong buwan na."

"Pa'no'ng buhay mo?"

"Me baon akong konting pera. Saka paminsan-minsan, nakakaekstra sa tarbaho."

"Sa'n ka natutulog?"

"Kung sa'n-sa'n."

"Mahirap din 'yang nasu'tan mo, tso."

"No'ng ano nga, me 'sang linggo, patina-tinapay lang ako. Kung minsan pa, tubig na lang."

"S'yanga, a? 'Buti't nagkat'ong me kaha ka, me laban sa gutom."

"'Wag kayo't ganyan din ang katawan ko no'ng araw na kagagaling ko pa lang sa probinsiya," sabi ni Omeng. "Pero t'an n'yo ko ngayon, parilya na lang."

"Ba't nagkagano'n?"

"Sa piyon din ako nag-umpisa, e. Sa halo rin. Kaya masasabi ko sa inyo, magtali kayo ng panyo sa ilong. Masama sa katawan 'yang semento. Parang asido 'yan. Nakakasunog ng baga."

"'Buti ka, nakaasenso na rin."

"Asenso na ba 'yon? Sampung taon na 'kong kantero, s'yete pa lang ang gana ko. Taiwan pa! Hindi naman panayang me kayod. At kung iisipin n'yo na anim ang anak ko . . . ."

"Patay!" sabi ni Atong sabay patibuwal nang tirik ang mga mata. Kaagad ding bumangon si Atong. "Seyo, tso, magkano'ng bigay ni Kalbo?"

"Dos singk'wenta."

"S'witik talaga 'yong pukang-amang 'yon, kaya 'ata nakakalbo. Gano'n din ang bigay n'ya sa 'kin no'ng mag-umpisa 'ko sa kanya. Ngayon, limang

buwan na 'ko sa kanya, sondo pa lang ang asenso, taiwan pa."

"Ano 'yon . . . 'yong te'wan?"

"'Yon ang pagbebenta mo ng sahod mo," sabi ni Omeng. "Dito sa Manabat e walang sumasahod ng talagang sahod. Para makasahod ka rito, ke'langang ibenta mo sa kanila'ng sahod mo, me kaltas na d'yes por'yento. Sa araw ng sahod, maski me pera, sasabihing wala. Pero me taiwan, sasabihin no'ng pagador. Ngayon, komo tao kang mahirap, laging gipit, ibebenta mo'ng sahod mo. Ang malungkot, alam naman ng lahat na ang ibinibili sa sahod ng mga tao e 'yon mismong pangs'weldo sa mga tao. 'Ginigisa ka sa sarili mong mantika, 'ika nga. Umangal ka naman, bakbak ka sa trabaho. E, ang hirap 'atang humanap ng trabaho ngayon."

"Gano'n din pala rito," sabi ni Julio. "Do'n man sa mga napagtarbahuhan ko, binibili rin ang s'weldo. Pero iba'ng tawag. Pag magbibili ka ng s'weldo, ang sinasabi, ipakikilo ko ne 'ka ang s'weldo ko."

"Pa'no ka?" tanong ni Atong. "Matagal pa bago ka makasahod. S'yempre, ke'langan mong kumain."

"Hindi kaya p'wedeng bumale ke Mister Balajadia?"

"'Wag mo nang subukin. Mapapahiya ka lang. Makunat pa sa s'welas ng sapatos 'yong pukang-amang 'yon!"

Pumitada ang ala-una. Tayuan ang mga obrero.

Nang mag-alas-singko ay pumila sila kay Mister Balajadia para lumagda sa payroll. Labinlimang pangalan ang nasa payroll ng mga kantero. Sa dulo ng pangalan ni Julio, sa tapat ng RATE, ay nakatala: 4. -. Itinuro niya iyon kay Mister Balajadia.

"Ba't ho . . .?"

Tinabig ni Mister Balajadia ang kanyang kamay.

"Basta pinapipirma ka, pumirma ka lang. Ako'ng nakakaalam n'yan."

"Ba't gano'n?" tanong ni Julio kay Omeng nang wala na si Mister Balajadia at ang mga obrero'y naghahanda na sa pag-uwi. "Sa pe'rol, k'watro 'ko."

"Talagang gano'n. Kami man, gano'n din. Mas malaki'ng rate namin sa peyrol kesa talagang sahod namin. Me madyik 'yon, s'yempre. Pero 'wag ka na lang kumibo at baka bigla ka pang mawalan ng trabaho."

Lumapit sa kanila si Atong.

"Dito ka na lang matulog," sabi ni Atong kay Julio. "Maraming natutulog dito. Magsabi ka lang sa g'wardiya. Si Imo'ng bahala seyo. Ipinagbilin na kita sa kanya, pati ke Benny. Sinabi ko sa kanila'ng problema mo. Dito sila natutulog. Nagsasaing sila rito."

Nilagyan ni Omeng ng beynte sentimos ang kanyang palad. Gumaya si Atong, diyes sentimos naman.

"Pasens'ya ka na, 'tso," sabi ni Atong. "'Alang-ala rin kami, e."

Pito silang manggagawa na dito matutulog. Ambag-ambagan ng bigas para isang saing na lamang. Doble ang ambag ni Imo para kay Julio. Ang saingan ay helmet ng sundalo. May nagbabaw ng tatlong tuyot na talong sa sumusubong sinaing. May nagbukas ng isang maliit na lata ng sardinas. Sa baga ng pinagsaingan ay nag-ihaw ng mga tuyo at daing na pusit. Sa gripo sa tabi ng concrete mixer, si Imo ay naliligo. Ang helmet ay isinalpak nang patuwad sa gitna ng isang hinilamusang playwud at natumpok dito ang malata at umaasong kanin. Nakapaligo na si Imo. Nakapaikot sa hapag na playwud, kainan sila. Hindi nakuhang makaaso nang husto, lanos ang kanin, pati ulam. Uminom sila sa gripo. Hingian ng sigarilyo at nagsipanigarilyo. Kanya-kanyang hatak at puwesto ng playwud na hihigan, liban kay Imo. Nagbibihis si Imo.

"Daig tayo n'yan," sabi ni Benny kay Julio sabay nguso kay Imo. "Nag-aaral 'yan."

"Ikaw, e," sabi ni Imo. "Sabi ko sa iyo, mag-aral ka. Iba na 'yong may pinag-aralan. Mahirap ang buhay ngayon sa mga walang tinapos."

Nagsuklay si Imo sa harap ng isang piyanggot na salamin.

"Ikaw, wala kang balak na mag-aral?" tanong ni Imo kay Julio.

"Malaki na 'ko."

"O, e ano? Marami nga riyan, uugud-ugod na, nag-aaral pa. Ilang taon ka na ba?"

"Beynte tres."

"Matanda pa 'ko nang isang taon sa iyo. Mag-aral ka. Tingnan n'yo 'ko, sa paapat-apat na subject, third year na rin. Tiyaga lang. Saan ka ba nahinto?"

"Tapos lang ako ng elementary."

"Elem . . . a, e mahirap nga. Mahirap maghaiskul pag hindi ka propesyonal na estudyante."

Umalis si Imo dala ang mga gamit sa pag-aaral.

Dumidilim na. Sa labas, maingay sa ragasa ng mga sasakyan. Isang maikling putol ng dos-por-tres ang unan ni Benny. Dos-por-kuwatro naman ang kay Julio. Magkalapit sila ng puwesto ng higaan. Wala silang kumot at panay ang tampal ni Benny sa lamok.

"Naglayas ka nga ba?" itinanong ni Benny.

"Oo."

"Pareho tayo. Naglayas din ako. Dal'wang t'on na 'ko rito sa Menila. Bikolano 'ko."

"Maliligo nga pala 'ko. Sanlinggo na 'kong di nakakapaligo. Naaamoy ko na'ng sarili ko."

"Me sabon d'yan sa bag ko, kunin mo. Panlaba nga lang. Pagt'yagaan mo na."

"'Ala nga pala 'kong pambasa, ma'lala ko."

"'Yang damit mo lang sa katawan ang dala mo nang maglayas ka?"

"Nalapak na 'yong iba."

"Magburles ka na lang. Tayu-tayo lang naman dito, e."

Nakapaligo na si Julio. Nakahiga na uli siya, at itinatanong niya kay Benny kung ito'y maraming bigas.

"Mangungutang muna sana 'ko senyo ni Imo ng bigas, e. Maski na di ako mag-ulam, kumain lang hanggang Sabado. Pagsahod ko, papalitan ko rin."

"Hindi ka pa sasahod sa Sabado."

"Hindi? Bakit?"

"Ngayon ka pa lang, e. Sa ikatlong Sabado pa'ng sahod mo."

"Di ba sabaduhan ang s'weldo rito?"

"Sabaduhan nga, pero ke'langang makapagdeposito ka muna ng dal'wang linggo. Sa ikatlong linggo, makukuha mo'ng unang linggo mo. Maiiwan 'yong dal'wang linggo, deposito."

"Ba't gano'n? Ba't me deposito pa?"

"Kasi, baka raw makasira tayo ng tarbaho. Do'n sa deposito kakamb'yuhin."

Nawalan siya ng imik. Pagkuwa'y naghihilik na si Benny.

Bumangon si Julio, at nagsapatos.

"O?" sabi sa kanya ng guwardiya sa tarangkahan. May plaslayt ito at may shotgun.

"Magpapahangin lang ako. Babalik din ako agad."

Nakarating siya sa tapat ng Jai-Alai. Maningning ang Jai-Alai, sa ibaba ay naglisaw ang mga tao.

Isang lalaki ang naglalakad pagawi sa Agri-Fina Circle. Nakatanaw siya sa lalaki. Madilim sa tinutungo ng lalaki.

Nangungulila siya sa dakong iyon. Luminga siya. Yumukod at may dinampot. Isang tipak na bato na sinlaki ng talop na niyog.

Sinundan niya ang lalaking pagawi sa Agri-Fina Circle.

**KABANATA 3**

# Ang mga Anak-pawis

*Sila'y isang batalyon ng mga alipin, higante ang katawan ngunit ang ulo'y kakatiting, kalarawan ng isang malapad na gusaling may sunong na bola. Katawan ang puhunan nila sa pakikikalakal. Alipin sila ng pangangailangan kaya't luluhod sila sa isa pang kaalipinan upang matugunan ang hinihingi ng unang kaalipinan. Iaalay nila ang kanilang buong puhunan kapalit ng karampot na limos. Hindi alam ng nakararami sa kanila ang mga karapatan nila bilang mga manggagawa, ang ilang nakakaalam ay wala ring tinig pagkat maging sa templo ng katarungan ay salapi ang pinakikinggan.*

*Sila ang mga anak-pawis.*

MALIWANAG NA, AT LIGPIT NA ANG MGA piraso ng playwud na tinulugan ng kanyang mga kasama ay nakahiga pa si Julio. Nakahiga siya ngunit dilat ang kanyang mga mata. Lumapit sa kanya si Benny. Isinisipol nito ang isang usong awiting Ingles.

"'Lika na, tso," sabi ni Benny. "Hatsit na."

Tinanaw niya si Benny sa anyo ng isang hangal.

"'Wag mong masyadong intindihin 'yong problema mo," sabi ni Benny. "Pag ba me tsitsa kami rito, di meron ka rin."

Bumangon si Julio sa kilos ng pinakatamad na tao sa mundo.

"Ang pula ng mata mo," sabi ni Benny.

"Ba'gya lang akong nakatulog kagabi."

"Sa lamok?"

"Ha? A, oo. Sa lamok."

Ibinalik ni Julio sa pinagkunan ang hinigang playwud. Nakahain na. Dumulog siya. Tuyo at dilis ang ulam.

"Sa bigat ng tarbaho natin," sabi ng maitim na lalaki sa kaliwa ni Julio, "ang dapat na inuulam natin e 'yong masusustans'ya. Ang dilis bang 'to ang ipagpipiko ko maghapon? Dapat sa 'tin, manok, bistik, atay."

"Pag bistik at atay na'ng inuulam mo," sabi ni Imo, "hindi ka na piyon ng mga tubero."

"Sa 'min sa porbins'ya," sabi ng payat na lalaki sa tabi ni Benny, "maski pa'no, nakakaulam ako ng sariwa. Dalag-dalag. Gulay-gulay. Kaya kung minsan, naiisip kong umuwi na't magsaka na lang uli."

"E, ba't nga?" tanong ni Imo.

Hindi agad nakasagot ang payat na lalaki pagkat namumuwalan pa sa kanin ang bibig nito. "Ewan. Madalas kong pagbalakan, pero di matuloy.

Pag naiisip kong kalabaw at araro na naman ang makakasama ko maghapon, parang gusto ko na rin dito."

"Narito kasi'ng lahat ng hirap," sabi ng isa pa, "pero narito rin ang lahat ng sarap. Biro mo, me tatlong piso ka lang, makakapongka ka na sa Culiculi! E, sa probins'ya?"

"At hindi lang 'yon," sabi ni Imo. "Mahirap mamuhay rito. Pero dito, kahit pa'no, laging may pag-asang baka isang araw e makad'yakpat ka. Sa probinsiya, pag ipinanganak ka sa araro, halos e sigurado mong do'n ka na rin mamamatay."

Pinakahuling dumulog si Julio, at pinakaunang umayaw. Hindi umiinom, humilig siya sa tambak ng graba at tumanaw sa langit. May kutim-kutim na bahid ang sana'y busilak na mga kumpol ng ulap.

Nagpapasukan na ang mga obrero. Dalawang trak ng tablerya ang dumating at nagdiskarga ng outlumber. Pagkuwa'y patungo na sa kanya-kanyang puwesto ang mga obrero.

Nagsimulang uminog ang tiyan ng concrete mixer. Wala pa sa haluan si Imo.

"Nahan si Maximo?" tanong ni Mister Balajadia.

"Hayan na ho," sabi ni Benny na inginuso si Imo.

Hangos si Imo.

"Oras na ng trabaho'y kung saan-saan ka pa naro'n."

"Hinanap ko pa ho kasi si Mang Anong. 'Yon hong kapatas ng mga electrician."

"Bakit, sa kanya ka na ba magtatrabaho?"

"Isinoli ko lang ho 'yong hiniram kong d'yaryo."

"D'yaryu-d'yaryo. Sige, trabaho."

Buhos ng graba. Buhos ng buhangin. Buhos ng semento. Buhos ng tubig. Kutug-kutug-kutugtug. Wala na sa haluan si Mister Balajadia.

"May dinedbol pala d'yan sa Agri-Fina Circle kagabi, a," sabi ni Imo.

Sumalpak sa pinagbuhatan ang isang supot na sementong naangat na ni Julio nang may dalawang dangkal.

"Sa'n?" tanong ni Atong.

"D'yan lang. 'Yong madamong liwasan d'yan sa pagitan ng Finance at ng Agriculture. Pinalo saka ninakawan. Kawawa. Pito'ng anak, isipin n'yo."

"Ga'no naman daw ang nakawat?" tanong ni Benny.

"Ga'no na lang ang dala no'n? E, hindi naman mayaman. Ordinaryong empleado lang sa ospital."

"'Ala 'yan," sabi ni Atong. "Do'n sa lugar namin, sa pinakamaliit na dahilan, nagkakamatayan."

Kutugtug kutug-kutug.

Sumisipol ng isang mambo si Benny.

"Bilib ako rito," sabi ni Atong. "Humangin lang, kanta. Humangin lang, sipol. Parang hindi nahihirapan."

"'Yan ang manahin n'yo," sabi ni Benny.

"Nagkamali ka lang. Dapat, nasa Clover ka."

Kutugtugtug kutugtug.

"Sumalo ka sa 'kin," sabi ni Atong kay Julio nang mag-alas-dose.

"Sa labas na lang ako. Sa'n ba me makakainang malapit dito?"

"Bakit? Me atik ka na ba?"

"Ha? Me . . . meron. Lumabas ako kagabi. Nakautang ako sa isang kaibigan."

"Magkano?"

"Lim . . . magkano ba?"

"Ikaw 'tong nagdilihens'ya'y di mo alam."

Nakadukot sa bulsa si Julio. Sinasalat niya ang pera ngunit hindi niya inilalabas iyon.

"Oo, lima nga. Lima."

"S'werte mo. Mga 'sang linggong gastos mo na 'yan. Bumili ka ng bigas. Sumama ka sa saing nina Imo. Mas matipid 'yon. Tara, tsitsa. Saka mo na laspagin 'yan. Dinamihan ko'ng baon ko para nga sa 'yo."

Pagkuwa'y nagtatrabaho na naman sila. Isinisipol ni Benny ang "My Dream."

"Arya!" sabi ni Atong kay Benny.

Itinodo ni Benny ang sipol, sinabayan pa ng pagkiling-kiling ng ulo at ng pagpungay-pungay ng mga matang tila nga nangangarap.

Kumakarugkog ang concrete mixer. Kumakatsak ang mga pala pagsuro sa graba. Ngumangatngat sa kahoy ang ngipin ng mga lagari. Kumakabog ang lupa sa bayo ng mga piko. Umaagting ang mga pako sa palo ng mga martilyo. Nagpapailanlang ng bingaw na tonk-tonk-tonk-tonk ang mga sinsil sa pinuputol na mga tubong pundido. Sa laganap na kaingayan ay humiwalay ang lipat-lipat na lagabog ng kung anong nahuhulog mula sa kataasan ng porma.

"Habi kayo riyan!" sigaw ng kung-sino.

Tingalaan ang mga nasa ibaba. Sa pagtingala ni Benny, ang mukha niya ay sinapok ng nauunang dulo ng de-kuwatrong soil pipe na sumisibat sa hitit ng magneto ng lupa. Bumulagta sa graba si Benny. Ang biyak na mukha niya ay pumuti muna at pagkaraa'y pumula. Napaupo si Atong, nakangiwi, sapo ang paang nasagiran ng nahulog na tubo. Sa itaas, nakasampay sa isang nakapahalang na dos-por-dos ang tuberong nahulog, sa pagkabakli ng pinanunulayang kahoy, kasabay ng pasang tubo. Tatawing-tawing pa ang mga paa ng tubero.

Saglit na nawalan ng kilos ang lahat na tila bigla silang nailado. Marami ang nakanganga sa nakasampay na katawan, ang iba'y nakanganga kay Benny. Naglawa sa dugo ang grabang kinadukmuan ng mukha ni Benny.

"Taksi! Tumawag kayo ng taksi! Maski dyip! Maski ano!"

Naisakay sa taksi ang dalawang duguang katawan.

"Ikaw?" tanong ni Omeng kay Atong. "Gusto mong sumama sa ospital?"

"Hindi na. Daplis lang naman."

Humarurot ang taksing kinalululanan ng dalawang duguang katawan, kasama si Omeng at dalawang iba pa.

"Malas na Benny," sabi ni Atong.

"Masyado kasing masaya, e," sabi ni Imo. "Kanta nang kanta. Sipol nang sipol. Sa hirap ng buhay neto'y isang malaking kasalanan ang maging masaya."

Sa lugar na iniwan ni Benny ay tumayo si Gido. Mga dalawampu't isang taon si Gido. Malaki ang bulto ni Gido, bungi ang dalawang ngipin sa harap, nakamapa mulang leeg hanggang pisngi ang gapang ng buni.

Kutugtug-tugtug.

"Palahin mo na nga 'yan," sabi ni Imo kay Atong. Inginuso ni Imo ang kulupon ng grabang mapula sa naluluom nang dugo. "Nakakakuwang tingnan. Nakakasama ng sikmura."

Sinuro ng pala ang kulupon ng grabang nakukulayan ng dugo, tuloy sa takalan, tuloy sa

nakalawit na dila, tuloy sa umiinog na tiyan. Sumangkap sa lusaw na konkreto ang dugo ni Benny.

"Teka muna," sabi ni Atong. Naupo sa graba si Atong. Tinanggal niya ang de-gomang sapatos at ang nagtututong na medyas niya sa kaliwang paa. Sinuri niya ang pinsala.

"Maga, a," sabi ni Imo. "Umuwi ka na kaya. Baka kung mapa'no pa 'yan."

"Titi'sin ko na lang. Sayang din 'yong kalahating araw. Uno-sitenta'y singko 'ata 'yon."

Dumating si Omeng.

"Ano?" tanong ni Atong. Hindi sumagot si Omeng. "Dedbol?"

Tumango si Omeng. "Pero 'yong tubero, buhay."

"Malas na Benny," sabi ni Atong.

"Wala ba kayong alam na kamag-anak ni Benny na p'wede nating pagsabihan ng nangyari?" tanong ni Omeng. "Pag walang kumuha sa kanya sa morge, siguradong ipagbibili siya sa esk'welahan para lapain ng mga nagduduktor."

"'Ala akong alam," sabi ni Atong.

Bumaling si Omeng kay Imo. Umiling si Imo. Bumaling si Omeng kay Gido. Umiling si Gido.

Kutugtugtug-tugtug. Umiika si Atong paglakad nang buhat ang kabilang tatangnan ng takalan ng buhangin at graba.

"'Wag ka nang bumuhat," sabi ni Julio kay Atong. "Magpala ka na lang. Pag puno na, ako'ng tutuwang sa pagbuhat."

Nang mag-alas-singko ay halos hindi na makalakad si Atong kahit walang dala. Hindi niya maitapak ang kaliwang paa niya nang dala ang buong bigat ng kanyang katawan.

"Pa'no kaya akong makauuwi nito?"

"Gusto mong ihatid kita?" sabi ni Julio.

"Sige na nga, pakisuyo. Sa bahay ka na tuloy tsumitsa."

KABANATA 4

# Nawawala: Alamat ng Isang Estero

*Estero Sunog-Apog.*

*Bakit Sunog-Apog?*

*Isang araw ay isang hangal ang pangungunutan ng noo, at siya'y magtatanong, at siya'y magpapatid ng sapot sa yungib ng mga alaala. Nahan, nahan ang iyong alamat? At siya'y manlulumo.*

*Walang nagmamalasakit, kayat walang umaawit, sa alamat ng isang estero.*

*Ngunit sa kung-saan ay may isa pang nakababatid, isang huklubang nakaabang na sa datal ng gabi. Kung siya'y aabutan bago siya makapaglayag sa dilim, siya'y makapagsasabi, at marahil ay sasabihin niya:*

*Sa pampangin niyan tinutupok, noon, ang kapatid ni Bunga, anak ni Ikmo, at apo ni Maskada.*

ANG ESTERO SUNOG-APOG AY ISANG ITIM NA ahas na nakapulupot sa Isla de Balut, isang piraso ng lupang umulpot sa baybay-dagat sa kasasahod

ng basurang suka ng salaulang lunsod. Sa bahagi ng North Bay Boulevard na pinigtas ng Estero Sunog-Apog ay nakabagtas ang isang konkretong tulay. Sa kabilaang labi ng estero, sa kapaligiran ng konkretong tulay, ay nagsampid ang mga barungbarong, dikit-dikit at kapit-kapit upang mandi'y magkaalalayan sa kanilang kahinaan. Ang mga haligi nila ay mga payat na binting nakasisid sa burak. Sa silong nila ay di tumitinag ang likidong sing-itim ng sunog na pulot at sinlapot ng lusaw na tingga.

Sa silangan, isang pukol mula sa konkretong tulay, ang estero ay nagsasanga, lumilikha ng isang higanteng Y. Sa lukab ng higanteng Y ay nakalatag ang isang kagulat-gulat na imperyo ng komersiyo at industriya. Dito lumuluwal ang mga mantika at mga sabon at mga mantikilyang matatagpuan mulang Jolo hanggang Aparri, mga produktong maririnig sa bawat bukas mo ng radyo, makikita sa bawat buklat mo ng magasin. Ang imperyong ito ng magigilas na gusali, mga tangkeng tinggalan na wari'y pagkalalaking lobong metal, mga boleo at turbinong sumisikad ng lakas na katumbas ng sama-samang puwersa ng libong mga kabayo, mga tsimineang sumisinga ng karbon sa alapaap, ay nakatunghay sa esterong nasasampiran ng mga barungbarong na kapit-kapit sa pag-aalalayan sa kanilang kahinaan.

Oras ng uwian, punuan ang mga bus, ang mga ilong ay piga sa mga batok. Sa pagkakatayo sa loob ng bus ay nakaangat ang kaliwang paa ni Atong.

Buhat kanginang sumakay sila ni Julio ay hindi pa sila nauupo.

Bumaba sila sa makalampas ng konkretong tulay na nakabagtas sa tagpuan ng North Bay Boulevard at ng Estero Sunog-Apog. Nakaakbay si Atong kay Julio. Yakap ni Julio sa baywang si Atong. Maanta ang hangin sa langis ng koprang kinakatas at niluluto sa Imperyo.

"D'yan kami," sabi ni Atong at inginuso ang hanay ng mga barungbarong sa labi ng estero. "Isk'water."

"Sinu-sino ba'ng daratnan natin senyo?" tanong ni Julio.

"Ang erpat ko saka 'yong 'utol ko."

"E, ang nanay mo?"

"'Ala na. Patay na."

Ang kina Atong ay ikalimang barungbarong mula sa puno ng tulay. Tatlong baytang na hagdan. Dinding na inunat na mga balde ng petrolyo at binaklas na mga kahon ng kahel at mansanas. Ang sahig, mga tablang may iba't ibang kapal, haba at lapad. Sa takyap, mga sunog na yerong pinabigatan ng tatlong patapong goma ng trak. Walang partisyon ang kabahayan. Sa dulong kaliwa ay isang bukas na banggerahan, na kusina rin. Dito'y madudungaw mo ang estero. Dito'y matatanaw mo ang mga barungbarong sa kabilang pampang ng estero.

Sa isang silyon ay nakaupo ang ama ni Atong. Payat siya. Lugon ang kanyang buhok, malago ang wari'y di na inaahit na bigote at balbas, sa mga bisig ay sala-salabat na guhit ang nag-alsang mga ugat. Nakaharap siya sa pintuan, walang kagalaw-galaw, ni hindi kumukurap, at gayong dilat ang mga mata ay tila walang nakikita, tila nakaharap sa isang panooring walang tunog at walang hugis at walang kulay.

Ang kapatid ni Atong ay isang maliit na babae na mga labinsiyam na taon. Nakapusod ang kanyang mahabang buhok. Ang mga mata'y malalaki, bilog at kay-iitim. Ang kutis niya'y kutis na puputi at pupula at liligat na kayumanggi ayon sa kulay ng damit na suot niya. May ga-munggong taling siya sa kaliwang sulok ng kanyang magandang bibig. Abala siya sa paggagantsilyo. Nakasalagmak siya sa sahig, sa bukana ng hagdan, mandi'y sinasagap niya rito ang huling anag-ag ng nakasisid nang araw. Pagkatanaw kina Atong at Julio, siya'y namulala.

"Bakit, Kuya? Napa'no ka?"

"Ang paa ko, nabagsakan ng tubo."

Itinambak niya sa isang tabi ang ginagantsilyo at inabot sa bisig ang pumapanhik na kapatid. Sumalampak sa sahig si Atong. Sa silyon, ang matandang lalaki ay gayon pa rin, tila nakaharap sa isang panooring walang tunog at walang hugis at walang kulay.

"Halika," sabi ni Atong kay Julio. Pumanhik si Julio. "Kasamahan ko sa trabaho," pakilala ni Atong

kay Julio sa kanyang kapatid. "Siya'ng 'utol ko, si Perla."

Nagpalitan sina Julio at Perla ng mga ngiting kimi. Nagmagandang-gabi si Julio sa ama ni Atong, ngunit gayon pa rin ito, tila nakaharap sa isang panooring walang tunog at walang hugis at walang kulay.

"Ul'yanin na 'yan," sabi ni Atong kay Julio. "'Wag mo nang pansinin. M'upo ka muna."

"Babalik na 'ko."

"Hindi. Dito ka tsitsitsa. Dito ka na rin matulog, narito ka na rin lang."

Naglapit si Perla kay Julio ng isang silyang may tapal na playwud ang lusot na sulihiya. Naupo si Julio. Naghubad ng sapatos at medyas si Atong. Nagdaop sa dibdib ang mga palad ni Perla. Nagdalawang-kapal ang kaliwang paa ni Atong.

"Magang-maga!" sabi ni Perla.

"'Buti nga, ganyan lang, e. 'Yong 'sang kasamahan namin, sapol sa ulo, dedbol."

"Kawawa naman. Bakit? Ano ba'ng nangyari?"

Sinabi ni Atong ang nangyari.

"Ano kaya'ng maigagamot natin d'yan?" sabi ni Perla.

"Punasan mo na lang ng m'enit na tubig. 'Yong me asin."

"Sandali . . ."

Kinuha ni Perla sa banggerahan ang baldeng panalok ng tubig.

"Sasalok muna 'ko," sabi ni Perla.

"'Ala na bang katubig-tubig?" tanong ni Atong.

"Konti. Walang pansaing."

Nanaog si Perla, bitbit ang balde.

"Sa'n s'ya sasalok?" tanong ni Julio.

"Sa gripo ro'n sa me tulay."

"Susundan ko. Ako na'ng sasalok."

"Sige na nga, pakisuyo. Di ko nga pinasasalok 'yan, e. Nabibiro. Napapaaway tuloy ako. Kaya maski 'ala nang katubig-tubig, hinihintay n'ya 'ko para ako'ng sumalok."

"Tama na," sabi ni Perla nang makadalawang balde si Julio.

"Dadamihan ko na para me panggamit kayo bukas. Baka di pa kaya ng kuya mong sumalok bukas."

Pinuno ni Julio ang tapayan at ang kaang na inuminan at ang baldeng pang-igib.

"Pinawisan ka," sabi ni Perla.

"Hindi bale. Sanay ako 'riyan."

Madilim na. Malikot ang ningas ng gasera sa ibabaw ng dulang at nagsasayaw sa dinding ang kanilang mga anino. Nabanyusan na ni Perla ng maligamgam na tubig na may asin ang namamagang paa ni Atong. Luto na ang sinaing. Naibusa na ang

dilis. Nanaog si Perla, bumalik na dala ang isang mangkok ng dinuguang nagagatawan ng dalawang berdeng sili. Pagkuwa'y handa na sa dulang ang hapunan.

"Mauna na kayo," sabi ni Perla.

"Sige, mauna na tayo," sabi ni Atong kay Julio. "Mam'ya na s'ya. Pakakanin pa n'ya si Erpat."

Dumulog sa dulang sina Atong at Julio. Pinakain ni Perla ang ama, na gayong tila nakaharap sa isang panooring walang tunog at walang hugis at walang kulay ay ngumanganga sa bawat lapit ng kutsara sa bibig nito, at ngumunguya tuwing masusubuan ng pagkain.

"Paralitiko s'ya," sabi ni Atong. "Nabaril kasi, e. Tinama'n sa buto."

"Ba't nabaril?"

"Inagawan kami ng lupa. Limang ektarya'ng saka namin no'n, hindi sa yabang. Sa Quezon City. Inagaw ni Giazon, 'yong milyonaryo. Talo kami sa usap. Tinaningan kami para umalis. Di kami umalis. Matigas si Erpat. Magkakamatayan muna, sabi n'ya. Nang susuruin na ng buldoser ang bahay namin, sugod na s'ya para managa. Binaril s'ya no'ng 'sang tao ni Giazon."

"Pa'no naagaw senyo kung lupa n'yo?"

"'Ala kaming papeles na amin ang lupa. Si Giazon, meron. Basta'ng sabi ni Erpat, naro'n na kami sa lupang 'yon no'n pa, amin na 'yon no'n pa,

maging ang mga nuno namin, do'n na 'pinanganak. 'Alang nangyari. Talo kami sa usap."

Nang makakain na silang lahat at mahugasan at maligpit ni Perla ang mga pinagkanan ay naglatag na siya ng mga hihigan nila. Mula sa silyon, ang matandang lalaki ay nailipat sa banig sa magkatulong na buhat nina Julio at Perla.

Ngayo'y magkatabing nakaupo sa latag ng banig sina Julio at Atong, nakapanood sa paggagantsilyo ni Perla, na nasa dakong kusina.

"Kumikita rin s'ya riyan kahit pa'no," sabi ni Atong kay Julio. "Tumatanggap s'ya ng mga pagantsilyong kubrekama."

Naghihilik na si Julio nang magpatay ng ilaw at mahiga si Perla. Ang higaan lamang ni Perla ang may saklob na kulambo.

*Siya'y isang aninong pahabol na sumusunod sa lalaking iyon na naglalakad sa dilim. Ang lamig ng kanyang daklot na sandata ay pumapaso sa kanyang palad. Alalay lang. Mahilo lang. Makuha lang niya ang kailangan. Kumibot ang panganib at tumigil at lumingon ang lalaki. Siya ang natakot. At siya sana ang tatakbo. Ngunit nakita niya ang mga matang iyon. At siya'y nasindak na siya ay nakita ng mga matang iyon.*

*Tumindi ang dagok ng kasalanan.*

Ginising siya ng yugyog ni Atong. "Tso. Tso."

Bumalikwas siya ng bangon, humihingal at nangangatal.

"Umuungol ka, tso," sabi ni Atong.

Sinuklay niya ng mga daliri ang kanyang gulong buhok.

"Nanaginip ka ba?" tanong ni Atong.

"Oo."

"Sabi ko na, e. 'Kala ko nga, bangungot na, e. Ang lakas ng ungol mo. 'Kala mo ka ginigilitan ng leeg."

"'Buti't gising ka pa, nagising mo 'ko."

"Di 'ata ako patutulugin nitong paa ko. Ang kirot. Malamang nito'y di ako makapagtrabaho bukas. Sayang ang araw."

KABANATA **5**

# Gabi ng mga Buwitre

*Sabado. Araw ng saboy ng biyayang-hamog sa kalirang na labi ng mga obrero upang sila'y patuloy na huminga at makapagpaalipin. Uwian sila, maingat na bitbit ang supot ng pansit na ang lasa't amoy ay nalimutan na ni Nene at ni Boy.*

*Ngunit marami rin sa kanila ang hindi uuwi. Sila iyong walang uuwian. Sila iyong may uuwian ngunit di na uuwi. Sila iyong malalayo ang uuwian, karampot ang iuuwi, at maghihintay ng isa pang Sabado ng hamog upang sa pag-uwi ay mabigat-bigat ang laman ng kanilang bulsa. Samantala, sila'y nasa sityo ng dugo at pawis, at paglunday ng buwan ay isang nakangisíng sugo ang susulpot at manunukso. Mga padres, baka kursunada n'yo, magdadala 'ko rito ng pang-alis ng pagod n'yo. Bata. Seksi.*

*Sanlinggo sa tagas ng pawis. Sanlinggo sa apoy ng araw. Sanlinggong walang tuwa. At eto ang isang nangangako.*

*Mga hayok na Adan at isang bulok na mansanas.*

*Sa isang palag ng tuwa ay lipad sa hangin ang pansit ni Nene at ni Boy.*

SABADO. HANGGANG ALAS-TRES LAMANG NG hapon ang trabaho. Ang pagador ang pinakamagandang lalaki sa buong daigdig. Ang mga mata'y nakatutok sa tarangkahan, nakaabang sa pinakamagandang lalaki sa buong daigdig.

Hayan na! Hayan na!

Yahuuu!

Bulasan, wari'y mga asong nakalagot sa talian.

Salubungan at sunuran sa pinakamagandang lalaki sa buong daigdig. Ang mga labi'y may ngiti. Ang mga daliri'y nanginginig sa pananabik na makalagda sa payroll. Mahuhugasan na ang isang linggong hirap.

"Walang s'weldo! Walang k'warta'ng kompanya!"

Alam na namin 'yan. Linggu-linggo nama'y ganyan. Taiwan na kung taiwan.

"Pedro Santamaria!"

Hep!

"Lapit! Lapit!"

Makalawang binilang ni Julio ang kanyang sinahod—o ang pinagbilhan ng kanyang sahod. Dos singkuwenta isang araw: kinse pesos. Pagkaraang makaltasan ng diyes porsiyento, trese pesos at singkuwenta sentimos.

"Buhay ka na," sabi ni Atong kay Julio.

"Gusto ko sanang bumili ng 'sang pantalon at 'sang eskiper. Basahan netong su't ko."

"Di bumili ka. 'Sang T-sert na tig-uuno singkwenta at 'sang pantalong denim na tigsisingko pesos. Kaya mo 'yon. Pagkasyahin mo na sa sanlinggo 'yong matitira. Tutal, me deposito ka na. Sasahod ka na linggu-linggo."

"Marami 'kong utang."

"Magkano?"

"Tatlong piso sa 'yo, tatlong piso ke Imo, dal'wang piso ke Omeng, piso ke Gido. Magkano 'yon? N'webe."

"Di saka ka na lang magbayad ng mga utang mo."

"Pangako ko sa kanila, pagsahod ko."

"Nakukuha sa pakiusap 'yan. Karantso naman ang mga 'yan, e. Teka, ako. Hoy, Omeng, Gido, saka na lang kayo babayaran nitong bata natin, ha? Bibili lang siya ng lonta. Baka 'alang matira sa kanya."

"Sige," sabi ni Omeng.

"Areglado," sabi ni Gido.

"Si Imo?" tanong ni Atong.

Itinuro ni Gido.

"Imo!"

Lingon si Imo.

"'Yong nakuha sa 'yo ni Julio, saka na lang, ha?"

"Kailangan ko."

"Pambihira naman 'to. Sa susunod na lang. Gipit pa s'ya, e."

Hindi kumibo si Imo.

"Uuwi ka na ba?" tanong ni Julio kay Atong.

"Oo. Bakit?"

"Pasasama sana 'ko seyo. Di pa 'ko sanay mamili rito."

"Sige. Sa Central Market. Mura ro'n. Pero pag di ka sanay sa baratan, magagantso ka. Halagang piso, tuturingan ng otso."

Sa Central Market, limang hanay ng mga magdadamit ang nagaygay nila bago sila nakabili ng isang pantalong denim at isang tina, manipis na kamiseta. Dose pesos ang turing sa dalawang pirasong damit. Nabatak ni Atong sa sais otsenta.

"Wag mong 'tatapon 'yang su't mo," sabi ni Atong. "Siya mong ipantarbaho."

Sa paglabas nila ng palengke ay naparaan sila sa karihan. Dito'y nagsibad-sibad ang matatabang langaw. Ang suwelo'y madulas at naglalawa sa putik na humulas sa pinaghugasan ng lansa ng isda.

"Kakain na kaya ako rito," sabi ni Julio. "Nakasaing na n'yan sina Imo. Di na 'ko aabot sa kain nila."

"Sige. Babanat din ako."

Nagharap sila sa isang dulo ng pahaba, tagibang na mesa.

"Goto'ng sa 'kin," sabi ni Atong. "Ikaw?"

"Yon na rin."

"Hapunan mo na 'yon? Baka gutumin ka. Ako, meryenda lang 'to. Hahatsit pa ko sa 'min pagdating ko. Magkanin ka. Ang sasarap ng ulam, o."

"Goto na lang."

Lumilipad sa usok ng mainit na goto ang bango ng nakabudbod na ginayat na sibuyas na mura. Kinutsara nila sa hangin ang goto upang makasingaw ang init.

"Alam ba senyo na narito ka sa Menila?" tanong ni Atong.

"Hindi. Umalis ako nang 'alang paalam."

"Di nag-iintindi sila seyo nang husto ngayon?"

"Ano naman, e . . . ulilang lubos na 'ko. Panahon pa ng Hapon no'n. Malili't pa kami. Apat kaming magkakapatid, e. Pinagtigi-tigisahan kami ng mga t'yuhin namin at t'yahin. Nagkahiwa-hiwalay. 'Yong t'yo kong nakakuha sa 'kin, masama'ng ugali. Ang hilig, tuba. At pag lasing na, nananakit ng mga kasama sa bahay. Nagsawa nga ako sa batok at sipa."

"Di kaya ka naglayas, dahil sa t'yo mo?"

"Saka ano, me sinundan ako rito."

"Sino?"

"Nobya ko. Tagaro'n sa 'min. Lum'was. Pagdating dito, sumulat. Sinagot ko. Di na sumulat. Dal'wang beses ko pang sinulatan. 'Alang sagot. Sumunod ako rito. Gusto kong mala'n kung ano na'ng nangyari sa kanya."

"Nalaman mo naman?"

"Me asawa na s'ya."

"Ba't nagkagano'n?"

"Ewan. Lum'was lang s'ya para magtarbaho't mag-aral. Isinama s'ya ni . . . ewan kung sino 'yon. Misis Cruz ang tawag. Dumating sa baryo namin. Sabi, nangenge'langan daw s'ya ng mga babae na pagtatarbahuhin n'ya sa pabrika rito sa Menila. P'wede raw mag-aral. Tatlong dalagang tagaro'n sa 'min ang nakuha, isa na nga 'yong nobya ko."

"E, sino'ng napangasawa?"

"Intsik."

"Asawa talaga?"

"Sabi."

"Baka kabit lang?"

"Ewan."

"'Langya pala'ng nangyari, no? Sabagay, s'werte pa nga 'yong bata mo. 'Yong ibang nabobola na pagdating dito'y bibigyan sila ng magandang trabaho, atsay ang labas. Belyas. O kaya, sa putahan."

Pinigil ni Atong ang pagdukot ni Julio ng pambayad.

"Hamo 'ko."

"Ako'ng nagyaya."

"Tipirin mo'ng atik mo. Hamo 'ko."

Naghiwalay sila sa Zurbaran.

Gabi na ngunit ang lunsod ay hindi sinasayaran ng gabi. Masalimuot ang baha ng tao. Namumuwalan ang mga lansangan sa sikip ng trapik. Kayliwanag ng lunsod, kayningning. Naglakad si Julio mulang Central Market hanggang Isaac Peral. Masarap maglakad sa maningning na kaliwanagan. Tigmak siya ng pawis ngunit nakatipid siya ng diyes sentimos sa pamasahe.

Sa tarangkahan, sinagiran ng guwardiya ng plaslayt ang kanyang mukha.

Madilim sa silong ng kalansay pang gusali. Sa lugar ng tulugan nila, si Imo ay nakaunat na sa latag ng playwud. Naninigarilyo si Imo, at sa bawat hitit niya ay gumigitaw sa dilim ang kanyang mukha. Sa harap ng bodega, nagkakatipon ang iba pang manggagawa na tulad nila ay dito rin nananahan, pansamantala. Nakapaikot sila sa isang sindidong gasera. Ang pagkakaingay nila at mga tawa ay nagsasabi na masaya sila.

"Ginabi ka," bati ni Imo kay Julio.

"Bumili 'ko ng 'sang pantalon at 'sang kamiseta."

"E, di wala ring natira sa sinahod mo?"

"Meron din. Pangkain. Mumurahin lang 'to."

"Baka 'ka ko malaki-laki pa'ng pera mo, talaga sanang kukunin ko muna 'yong tatlong piso. Nadisgrasya'ng pera ko."

"Bakit?"

"May nagawing hayup dito kangina. May dalang bebot. Nadisgrasya'ng pera ko."

"Di ba bawal dito 'yon?"

"Bawal 'yong nangyari na nga?"

"Ibig kong sabihin, pa'no nakapasok?"

"S'yempre, inisplit 'yong g'wardiya. Nilagyan 'yon."

"E, sa'n dito . . .?"

"D'yan sa tagiliran ng bodega. Nagsalikop ng mga playwud, nagkatalo na. Pila-pila. Mahihiya'ng pila sa rasyon."

"Lahat kayo?"

"P'wera lang si Mang Baste. Primero, si Enteng lang ang kasado. Lalo na 'ko, ayoko. Pero nang mag-umpisa na'ng palatuntunan, iba na'ng pakiramdam ni Maximo. Masama na. Biro mo, hayan lang. Ramdam na ramdam mo. Ba't di ka sasampahan ng demonyo sa batok? Nagkagaya-gaya na."

"Magkano'ng siningil?"

"S'yete."

"Bawat isa?"

"Natural. Alangan namang sa s'yete e kami nang lahat. Ano, presyong tinapa? Tiba si Gaga. Biro mo, walo yata kami. Bale ba e pangmatrikula ko 'yon. Balak kong mag-summer. Gusto kong makatapos na't nang masibatan ko na'ng buhay neto. Palistahan na

sa Lunes. Kasya pang pangmatrikula'ng pera ko, pero mawawalan naman ako ng panggastos."

"E, di kunin mo na 'tong tatlong piso."

"Pa'no ka naman?"

"Bahala na. Raraos din kahit pa'no."

Dinukot ni Julio sa bulsa ang kanyang pera.

"Pasensiya ka na, ha?" sabi ni Imo. "Naharang tayo, e."

KABANATA **6**

# Sa Hilaga ng Karimlan

*Naaanod sila sa aspaltong dagat, nakatanghod sa ragasa ng mithi. Wala silang silangan at wala ring kanluran at ang timog ay napapaderan. Ngunit sila'y may hilaga—sa hilaga ng karimlan.*

ISANG KALANSAY SA SIMULA, ANG LA MADRID Building ay nagkakaanyo na sa patuloy na pagbalot ng konkretong laman sa kanyang mga tadyang na bakal. Nasa kaitaasang palapag na ang pagbubuhos ng labusaw na halo ng tubig, graba, buhangin at semento. Sa ibaba, ang mga kantero ay nagtitisa at nagpapalitada na.

Umaga at ang lunsod ay naliligo sa ulan. Tatlong araw nang ulan nang ulan. Umuulan at mabibigat sa kapal ng kapit ng putik ang suwelas ng mga sapatos.

"'Ala pa si Bokal, 'no?" sabi ni Gido.

"Baka nalunod na sa baha," sabi ni Imo.

"Di malulunod 'yon. Sa laki ng tiyan no'n, lulutang sa tubig 'yon."

"Hayan, ha? Sinabi mo 'yan, ha?" sabi ni Frank kay Gido. Mestisong Negro si Frank. Matangkad siya, pino ang kulot ng buhok.

Kutugkutug-kutugtug-tugtug.

"Si Mister Balajadia," sabi ni Julio.

Tigil ang usapan. Bumilis at sumigla ang kanilang kilos.

Nakabota at nakakapote si Mister Balajadia, ang ulo'y natatakluban ng gora.

"Bakit? Nahan si Fortunato?" sabi ni Mister Balajadia pagkapansing si Frank, na dati'y nasa buhos, ang ngayo'y nakatayo sa puwesto ni Atong.

"Kinatulong ho ni Omeng sa pagpapalitada," sabi ni Imo.

Iniwan sila ni Mister Balajadia.

"Alam n'yo kung bakit nagprisinta si Atong kay Omeng na umalalay sa palitada?" tanong ni Imo.

"Kitang-kita naman, e," sabi ni Gido. "Magaan sa palitada. Dito sa halo, para tayong kalabaw."

"Hindi 'yon," sabi ni Imo. "Ang totoo n'yan, may ambisyon si Atong na maging kantero."

"Bakit, di ba't kantero na nga s'ya?" sabi ni Frank.

"Hindi komo humihipo ng semento'y kantero na," sabi ni Imo. "Iba ang kantero sa piyon ng mga kantero. Kungbaga sa ospital, nars ka lang. Alila ka ng mga doktor. 'Yon ang puntirya ni Atong. Ayaw

niya na siya'y nars lang. Gusto niya'ng maging doktor sa kanterya. Kung didikit nga naman siya kay Omeng, mabilis s'yang matututo."

"Ano'ng masama ro'n?"

"Wala. Pero di ba mas mabuti na kung mag-aambisyon ka rin lang, 'yon nang mas mataas? Dito, ang pinakamataas na p'wedeng marating mo e 'yong maging maestro kantero ka, at makapanguntrata kung sinus'werte. Bihira 'yon. Kaya ako, wala akong ambisyong matuto ng trabahong 'to. Tama na 'yong piyon na lang ako. Hindi ito ang gusto kong maging palagiang trabaho."

"E, ba't narito ka?" tanong ni Frank.

"Walang ibang makayuran, e. Bigyan mo nga ako ng mas mabuting trabaho at tingnan mo kung makita mo pa 'ko rito. Tuntungan ko lang 'to sa pag-aaral."

"Ipaparis mo naman sa 'yo si Atong e ni hindi 'ata nakatapos ng haiskul 'yon, paris ko rin," sabi ni Gido. "Ikaw, estudyante ka sa kole'yo."

"Kaya nga. Di ba no'ng araw pa, sinasabi ko na sa inyo na mag-aral kayo? Kailangan sa taong gustong umasenso, may ambisyong mataas. Pag mababa'ng puntirya mo, mababa rin ang tama mo."

"Pa'no ka makapag-aaral sa katiting na kita rito?" sabi ni Frank.

"E, ba't ako? Nasa lakas lang ng determinasyon 'yan."

"P'wede 'yon sa 'yo dahil solo katawan ka," sabi ni Frank. "Sa 'yo lang ang kita mo. E, sa 'min, me mga umaasa."

"Kita n'yo na. Di n'yo alam, e. Siyam ang kapatid ko. Nar'yan lang sila sa Sta. Ana. Ang tatay ko, kutsero. Isipin n'yo, pa'no sila nabubuhay? Sagad talaga sa hirap. Gapang. Pero nabubuhay sila. Nababato ko man lang ba sila ng barya sa kita ko? Hindi. Tinitiis ko talaga. Pikitmata. Kaya galit sila sa 'kin. 'Yon ang di n'yo kaya. 'Yong kayo'y isumpa sa inyo. Ang gusto n'yo e 'yong kayo'y kapuri-puri sa kanila. Uliran. Kahit walang mangyari sa buhay n'yo kundi ang mabulok dito. Si Maximo, masamang anak. Masamang kapatid. Pero k'widaw, nag-aaral po naman si Maximo."

Nang tumanghali ay himalang tumila ang ulan. Ngunit ang papawirin ay nanatiling abuhin sa panganoring mabigat sa dalang tubig. Taglay ng hangin ang lamig ng tag-ulan.

Nakapananghali na ang mga obrero at ngayo'y umpuk-umpok na naman sila, nagpapahinga.

"Umentuhan kaya ako ni Kalbo kung matuto 'ko sa palitada?" tanong ni Atong kay Omeng.

"Dapat," sabi ni Omeng.

Tungkung-kalan sila, si Atong at si Omeng at si Julio, sa pagkakaupo sa tigalawahang sapin ng hollow blocks sa tagiliran ng bodega.

"Ako kaya, kelan kaya ako uumentuhan?" tanong ni Julio.

"Dos singk'wenta ka pa nga pala hanggang ngayon, ano?" sabi ni Atong.

"Anim na buwan na 'ko rito."

"Lapitan mo," sabi ni Omeng. "Hindi marunong mag-umento nang kusa 'yon. Gusto no'n, 'yong makikiusap ka."

"Di kaya magalit?"

"Ba't s'ya magagalit?" sabi ni Atong. "Nakikiusap ka lang naman. Di ka naman namimilit."

"Pa'no'ng pagsasabi?"

"Sabihin mo . . . . Basta sabihin mong anim na buwan ka na sa kanya. Intindido na n'ya 'yon."

Nang sila'y lalagda na sa payroll ay nagpahuli si Julio. At pagkalagda, siya'y namalagi sa harap ni Mister Balajadia.

Tiningala siya Mister Balajadia. "O?"

Ang isang kamay niya ay naglibang sa kanyang batok.

"Kasi ho, ma . . . makikiusap sana 'ko senyo."

"Sa ano?"

"Kasi ho, anim na buwan na 'ko senyo."

"Gano'n ba? Anim na buwan ka na sa 'kin?"

"Oho."

"Mabuti't ipinaalala mo. Matagal na nga pala 'kong di nakapagbabawas ng tao. Payari na'ng bilding, di ko na kailangan ang maraming tao. Hanggang Sabado ka na lang."

Sinabi ni Julio kay Atong ang nangyari. Napatanga si Atong.

"Hayup talaga'ng pukang-ama!" sabi ni Atong. "Pa'no ka ngayon?"

"Ewan. Di ko alam."

"Malas ka rin. Sabagay, talagang gano'n. Habang nayayari ang bilding, po'nti nang po'nti ang tao. Mga dal'wa-tatlong buwan pa siguro, sina Omeng na lang ang narito. Ang mga piyon, talsik nang lahat. Ang pag-asa na lang e kung me matatanggap na bagong kontrata si Kalbo."

"Pag meron s'yang natanggap na bagong kontrata, kunin kaya uli ako ni Mister Balajadia?"

"Siguro. Pero maghanap-hanap ka na rin muna."

"Gano'n nga'ng balak ko."

"Saka hanggang Sabado ka pa naman. Pati 'yong dal'wang linggong deposito mo, bale tatlong linggo pang me sahod ka. 'Yan naman ang ke'naman kung minsan n'yang me deposito. Di ka na kumakayod, s'weldo pa rin, parang pens'yunado. Saka nakaipon ka rin siguro."

"Meron lang k'warenta. Bumibili pa kasi 'ko ng paisa-isang gamit ko."

Pagkuwa'y sila na lamang ang narito, sila na dito nananahan, pansamantala.

Nakakain na sila ng hapunan. Nagbibihis na si Imo.

"P'wede kaya na dito muna 'ko tumira habang 'ala pa 'kong nalilipatang tarbaho?" tanong ni Julio kay Imo.

"Bakit?"

"Hanggang Sabado na lang daw ako, sabi ni Mister Balajadia."

"Lungkot naman n'yan. Mahirap pa naman ang trabaho sa panahong 'to. Tag-ulan. Matamlay ang construction pag tag-ulan."

"P'wede kaya? Sa gabi lang naman. Tulog lang."

"Sabihin mo sa g'wardiya. Makiusap ka."

Umalis si Imo dala ang mga gamit sa pag-aaral. Sa tarangkahan, kausap ni Julio ang guwardiya.

"Ang hirap n'yan, baka ako naman ang masabon ng opisina," sinasabi ng guwardiya kay Julio.

"Sa gabi lang naman. Tulog lang. Saka kilala mo naman ako, e."

"Sige. Pero kung sakali, sasabihin ko na di ko alam na di ka na nagtatrabaho rito, ha?"

"Oo."

"Baka sabihin mo naman na binigyan kita ng permiso?"

"Hindi."

"Sige."

Lumabas si Julio at naglakad-lakad. Gabi na. Hubad sa mga bituin ang langit ngunit ang lunsod

ay hindi nangangailangan ng tanglaw mula sa langit. Naninigid sa laman ang lamig ng simoy, gumigising sa mga kilabot ng balat. Nakarating siya sa A. Mabini. Sumasagitsit ang mga gulong sa basang kalsada. Nagdudumali ang mga sasakyan. Nagdudumali ang maraming pares ng mga paa sa magkabilang bangketa. Sa pusod ng pagdudumali, si Julio ay matamlay na naglalakad.

KABANATA 7

# Isang Kalyeng Ngala'y Misericordia

*Isang araw, sa inyong dampa'y dadalaw si Ginang Maawain, may hatid na magandang balita. Pinaglalala lang n'yo ng banig ang dalaga n'yo? Sayang. Sa lunsod ay meron siyang magandang pagkakataon. At kayo, sa tindi ng galak, ay halos lumuhod sa paanan ng maawaing ginang.*

*Lilisan ang inyong dalaga at siya'y ihahatid ng inyong luha at panalangin. Lilisan ang inyong dalaga at siya'y hindi na ninyo makikita.*

*Nasaan siya? Napaano siya?*

*A! marahil ay narito siya, sa kung-saan dito sa kalyeng ang ngala'y Misericordia.*

MULI, SIYA'Y NASA LANSANGAN. SA UMAGA, ang oras ng pagdaratingan ng mga obrero ay oras naman ng kanyang pag-alis. Walang direksiyon ang kanyang lakad—kung saan na lamang siya ipadpad ng kanyang mga paa.

Ang paglalayag niya sa kalunsuran, sa wari, ay nagkakaroon lamang ng tuwirang layon kapag siya'y nagagawi sa dakong iyon ng Santa Cruz, sa bahaging iyon ng Misericordia na nababandilaan ng mga karatula sa sulat-Intsik. At narito siya tuwing ikalawa-ikatlong araw, sa harap ng isang puwesto ng diyaryo-bote. At dito, sa susunod na isa-dalawang oras, nakatutok ang kanyang tingin sa bintana ng paupahang bahay na iyon sa kabila ng daan.

Ang paupahang-bahay ay nagpapagunita sa panahong ang naglisaw sa mga lansangan ng lunsod ay ang karumata sa halip na mga sasakyang metal. Sa kulay, ito'y tila naligo sa timplada ng aswete at tubig-kanal. Durungawang pagkaluluwang, narerehasan, natatabingan ng mga bintanang kapis na pisak-pisak na. Sa ilalim ng mga pasamano ay mga bintanilyang ipinagtatanggol ng mga barandilyang kahoy sa disenyong pinagmukha-mukha ng torno. Ang bahay ay dalawang grado lamang ngunit mataas, pantatlong grado na sa kahatulan ng makabagong arkitektura. Ang silong ay mga puwestong panghanapbuhay, ang itaas ay panahanan. Nahahati ito sa tatlo—pabrika ng hopya sa kaliwa, pabrika ng apa sa kanan, at sa gitna, isang puwestong laging pinid ang panarang yari sa malalapad na tablang sudlung-sudlong at naitutupi at nailaladlad tulad ng abaniko. Sa de-abanikong panara ay nakaukit ang isang makitid, pantay-baywang na pinto na lagi ring pinid at nabubuksan lamang kapag may papasok o lalabas. Sa medya-agwa'y nakasabit ang isang karatulang nagsasaad

ng ganito: Ah Tek (at iba pang mga salita na aywan kung ano pagkat nasusulat sa karakter).

Ang pinid na durungawang iyon sa itaas ng pinid na puwesto ni Ah Tek ang walang sawang minamasdan ni Julio sa tuwinang narito siya sa bahaging ito ng Misericordia.

"Kumabit nga ba sa Swanggay 'yong bata mo?" tanong ni Imo.

Linggo ng tanghali, kakakain pa lamang nila, at sila'y parehong nakahilata sa latag ng playwud. Naninigarilyo si Imo, nagpapabilog ng usok.

"Kanino mo nala'n?"

"Kay Atong."

"Naik'wento ko lang 'yon ke Atong, pero di ko pa rin t'yak."

"Na ano?"

"Na me asawa na nga siya, na Intsik."

"Paano 'yon?"

Hindi umimik si Julio. Pagkuwa'y isinalaysay niya:

Ayaw sa kanya ng mga magulang ni Ligaya, o sa sino mang binatang tagaroon sa baryo nila. Ni hindi siya nakapapanhik sa bahay nina Ligaya. Ang ama ni Ligaya ay isang mangingisda. Si Julio ay isa ring mangingisda, na ni walang bangka at pasama-sama lamang sa mga may bangka. Sa nayon nila ay bihira ang lalaking di pumapalaot sa dagat. Ayaw ng mga magulang ni Ligaya, marahil, na ang pamilya ay maragdagan ng isa pang mangingisda.

Ayaw sumama ni Ligaya kay Misis Cruz. Napilit lamang siya ng mga magulang. Ang isa sa mga dahilan, marahil, ay upang mailayo siya kay Julio, mailayo sa isang nayong wala siyang mapapangasawa kundi mangingisda.

Sa isang sulat na tinanggap niya mula kay Ligaya, tatlo ang naipadala niya. Wala ni isang sagot. Ay siya'y nangamba.

Tinapangan ni Julio ang kanyang hiya, pumunta siya kina Ligaya para makibalita. At sa kanyang pagtataka, nag-iiyak sa kanya ang ina ni Ligaya.

Nawawala si Ligaya!

Isang sulat mula kay Misis Cruz ang ipinabasa sa kanya. Dito'y sinasabi:

*"Ikinalulungkot kong ipaalam sa inyo na wala na sa pananagutan ko ang inyong anak. Umalis siya nang walang paalam, dala ang kanyang mga gamit. Maliwanag na ibig lamang pala niyang makarating dito sa Maynila, nang libre pasahe. Hindi na bale sana ito, pero ang nakakagalit, tinangay niya sa kanyang pag-alis ang isang pares ng aking hikaw na brilyante! Napakawalang-utang na loob! Sayang ang pagmamagandang-loob ko!"*

Si Ligaya, nagnakaw? Hindi magagawa ni Ligaya ang magnakaw, ni sambutil na bigas. Wala ni isang katotohanan sa sulat ni Misis Cruz.

May kasama si Ligaya na dalawang dalagang kanayon, sina Edes at Saling. Nakibalita na ba kayo kina Edes at Saling? Oo. Sumusulat sina Edes at

Saling sa kani-kanilang mga magulang, at iisa ang pahayag nila tungkol sa pagkawala ni Ligaya. Isinama sila, isang umaga, ng kapatid ni Misis Cruz sa umano'y pagpapasukan sa kanila. Naiwan si Ligaya pagkat ang pagpapasukan sa kanya, ayon kay Misis Cruz, ay areglado na. Nang bumalik sila, si Misis Cruz ay galit na galit, nagmumura. Tumakas daw si Ligaya at tinangay ang kanyang alahas na nagkakahalaga ng mil kinyentos. Sila, samantala, ay naninilbihang alila, at hiwalay, sa dalawang pamilyang Intsik—si Edes ay sa Dasmariñas, si Saling ay sa Gandara.

Susunod siya sa Maynila, sumaisip ni Julio. Hahanapin niya si Ligaya. May nangyari kay Ligaya.

Nang gabing iyon na sumakay siya sa isang bapor, ang laman ng kanyang lumang pitaka ay sandaan at tatlumpu't pitong piso. Iyon ang kalahatan ng naimpok niya, unti-unti, sa mahigit na tatlong taon. Ang perang iyon, sana, ay pinalalago niya upang makabili siya ng mga gamit sa pangingisda. Usapan nila ni Ligaya, sa sandaling makapagpundar siya ng sariling mga gamit sa pangingisda, sila'y magsasabi na sa mga magulang nito. At pag sila'y hindi pinayagan, lilipad sila sa kanilang kaligayahan.

Nasa liham ni Ligaya, na kanyang dala, ang tirahan ni Misis Cruz. Unang tapak pa lamang niya ito sa lunsod ngunit sa katatanong, katatanong, ay natagpuan din niya ang tirahang iyon.

Isang matandang apartment sa Doroteo Jose. Kumatok siya. Bumukas ang pinto at nakita niya ang matagihawat na mukha ng isang lalaki. Dito ho ba nakatira si Misis Cruz? Kumunot ang noo ng lalaki. Misis Cruz? Walang Misis Cruz dito. At isinara ang pinto.

Hindi pa siya umalis. Kumabila siya ng daan at tinanaw-tanaw niya ang nakukurtinahang bintana sa itaas at sa ibaba ng apartment. Baka may humawi ng kurtina. Baka may dumungaw na mukhang kilala niya. Sampung minuto. Dalawampung minuto. Kalahating oras. Wala, walang dumurungaw.

Naggala siya sa lunsod mula noon. Tumitingin siya sa bahay-bahay, sa mga restawran, sa mga pakulutan, saan man na sa tulong ng isang mapalad na pagkakataon ay maaaring makita niya si Ligaya. Sinalisod niya pati ang mga suluk-sulok ng kalunsuran. At isang hapon, sa Pandacan, nakatuwaan siya ng isang barkada. Nilamog siya sa mga suntok at mga tadyak at mga palo saka siya itinambog sa kanal, pati na ang balutan ng kanyang mga gamit. Gabi na nang siya'y magkamalay. Taglay niya ang alingawngaw ng kanal. Impis ang kanyang bulsa sa pagkawala ng pitaka.

Nadagit ang kanyang pera. Paano kikilos ang isang walang kinakain? Kailangang magkapera muna siya.

Nakapagtrabaho siya sa isang kunstruksiyon sa Cubao. Dito'y naging kaibigan niya si Pol, isa sa mga

kasama niya sa trabaho. Tulad ni Imo, si Pol ay estudyante rin sa kolehiyo.

Sa kaso ng pagkawala ni Ligaya ay ganito ang palagay ni Pol:

Ang Misis Cruz na iyon ay Misis Cruz lamang habang nangangalap ng babae. Sa tunay na Siya, siya'y hindi si Misis Cruz.

Marahil ay maganda si Ligaya at sina Edes at Saling ay hindi. Hindi ipinapasok na alila ang isang magandang dalaga. Sayang. Higit siyang pagkakasalapian sa ibang paraan. Puwede, halimbawa, na ibenta sa isang "kasa." Sa ano't ano man, tiyak na si Ligaya ay kulong, walang laya, kayat ni hindi makasulat sa kanyang mga dapat sulatan.

Maaari na sa apartment pang iyon sa Doroteo Jose nakatira si alyas Misis Cruz. Para makatiyak siya, bantayan niya nang ilang araw. Sakaling makita niya si Misis Cruz, huwag siyang pakilala. Paglabas nito ng bahay, sundan niya. Maaari na si Misis Cruz ay nadadalaw, paminsan-minsan, doon sa pinagdalhan nito kay Ligaya.

Nabawas siya sa trabaho at sinunod niya ang mga payo ni Pol. At sa anong laking kapalaran, sa unang araw pa lamang ng pagbabantay niya sa lumang apartment na iyon sa Doroteo Jose ay nakita na niya si Misis Cruz.

Nakatayo siya sa tabi ng basurahan sa kabila ng daan nang lumabas ng apartment si Misis Cruz. Nakasalamin ng may kulay si Misis Cruz. Ngunit

magtaklubong man ito sa ulo ay makikilala niya. Hindi pa siya nakakita ng babae na mas mataba kay Misis Cruz. Tatlong suson ang baba, ang likod ay sinlapad ng likod ng kalabaw, ang mga braso'y tila dalawang patang hamon na nakabitin sa magkabilang balikat.

Sinundan niya si Misis Cruz. May binili lamang ito sa isang bazar. Wala siyang napala.

Sa sumunod na sampung araw ay makalima siyang binigyan ni Misis Cruz ng pagkakataong masundan niya ito. Pagsakay nito sa dyipni o sa bus, kasunod siya. Ngunit lagi nang wala siyang napapala. Pagkaalis ni Misis Cruz sa bahay na dinalaw nito, siya'y lalapit na, kakatok, at magtatanong kung doo'y may nakatirang Ligaya Paraiso. At iisa ang kanyang tinatanggap na sagot. Wala.

Ngunit isang araw ay binati na naman siya ng isang magandang kapalaran. Lumabas ng apartment si Misis Cruz at siya'y sumunod. Sa pagkakataong ito, ang sunuran nila ay humantong sa dakong iyon ng Santa Cruz, sa bahaging iyon ng Misericordia na nababandilaan ng mga karatula sa sulat-Intsik.

Kumatok si Misis Cruz sa makitid, pantay-baywang na pintong nakaukit sa de-abanikong panara sa pinid na puwesto ni Ah Tek. Bumukas ang pinto. Maliit na awang muna. Saka lamang iniluwang nang mandi'y makilala si Misis Cruz. Ni hindi nakita ni Julio kung sino ang nagbukas niyon sa tabing ng lapad ng katawan ni Misis Cruz. Umuklo si Misis Cruz at pumasok nang patagilid

pagkat kung paharap ay hindi siya makararaan sa makitid na pasukan.

Makalipas ang mga kalahating oras ay iniluwa ng pintuang iyon si Misis Cruz. Hinayaan ni Julio na makalayo muna si Misis Cruz, saka siya lumapit. Kumatok siya. Binuksan iyon ng isang babaing pandak at sapad ang ulo. Katulong, naisip niya. Nagmagandang-hapon si Julio, saka nagtanong. Me nakatira ba ritong Ligaya Paraiso?

"Ligaya ano?"

"Paraiso. Meron ba?"

"Di ko alam ang ap'l'ido ni Misis. Bago pa lang ako rito. Pero . . . ."

Pero Ligaya'ng 'ngalan niya, marahil ay siyang sasabihin ng katulong, na hindi niya nasabi pagkat isang dilaw na kamay ang humawi sa kanya. Nawala sa pintuan ang katulong at ang sumulpot dito ay isang Limahong. Balat na kulay luya. Matang makikitid, walang lupi. Mga ngiping makalawang sa nikotina. Ngusong may matulis na tubo ng bigote sa sungot. Mga apatnapu't limang taon ito, nakaulbok sa puting kamiseta ang mapintog na tiyan. Kurap ito nang kurap, wari'y may puwing na inaalis ngunit di maalis sa mata.

"Maki? Ano ikaw ngusto?"

Itinanong niya ang dating katanungan at saglit na huminto ang pagkurap-kurap ng makikitid, walang luping mata.

"Wala talamaho dito gano'n-a mamae."

Pinagsarhan siya nito ng pinto.

"Ano kaya, sa palagay mo?" tanong ni Julio kay Imo.

"Posible na naro'n nga si Ligaya. Mahirap masabi."

"Ang dalas ko ro'n. Kangina lang, naro'n ako. Baka 'ka ko sakaling dumungaw sa bintana si Ligaya at makita ko."

"Halimbawang matiyak mo na naro'n nga, ano naman ang balak mo?"

"Iniisip ko nga. Hindi kaya . . . hindi kaya p'wedeng ipapulis 'yon?"

"Ipapulis? Hindi basta nagagawa 'yon. Lalo na kung asawa na nga no'ng Swanggay 'yong bata mo, sabihin nang pinilit lang, paano mo pa makukuha 'yon? Ke asawa ke ano pa s'ya n'yong Intsik, wala kang kalaban-laban. Kung mak'warta ka, p'wede. Intsik 'yon. Tiyak na mak'warta 'yon. E, 'yan namang batas-batas, maging 'yang hustisya, naro'n 'yan kung saan naro'n ang k'warta. Saka iba'ng mga Intsik. Sila'ng hari rito, baka di mo alam."

KABANATA **8**

# Dalawang Oasis

*Dalawang oasis lamang ang alam ko, iyong nasa Sudan at iyong nasa Roma. Itong una'y buong lunting nakaalay sa caravan. Itong ikalawa'y ligid ng tinik at nalulusong lamang ng mga buwaya.*

GABI. MAY PAKIUSAP SI IMO KAY JULIO.

"Halinhan mo nga muna 'ko sa trabaho ko bukas."

"Bakit?"

"May lakad ako, e. Mahalaga."

"Sabihin mo ke Mister Balajadia."

"'Yon na nga'ng ayoko, e. Pag nagpaalam ako, hindi papayag 'yon. Magkakagalit lang kami dahil talagang kailangang lumakad ako bukas. Kaya pinakamabuti na 'yong basta hindi na lang ako papasok."

"Ano'ng sasabihin ko ke Mister Balajadia?"

"May namatay na kamag-anak, sabihin mo. Makikipaglibing. At kung p'wede, ikaw muna'ng tatayo sa p'westo ko."

"Ano mo 'yong namatay?"

"Wala. Imbento lang 'yon. Mag-aaplay ako sa trabaho bukas."

"Sa'n?"

"Advertising company. Pero huwag mo munang ipagsasabi, ha? Ayokong makarating kay Kalbo."

"Ano'ng tarbaho ro'n?"

"Hindi ka p'wede ro'n. Opisina 'yon."

"Naitanong ko lang naman."

"Nagpupropaganda sila ng mga produkto. Halimbawa, sabon, mantika, patis. S'wertihin lang ako matanggap do'n, ayos na. Kaklase ko 'yong isang account executive nila. Pag nag-uusap kami ng tungkol sa sales, bilib na bilib si Loko sa mga ideya ko. 'Yon ang magrerekomenda sa 'kin. Copywriter. Alam mo ba 'yon?"

Umiling si Julio.

Umaga. Wala pang ikapito ay umalis na si Imo upang hindi na siya datnan ni Mister Balajadia. Dumating si Mister Balajadia bago mag-ikawalo. Lumapit si Julio.

"O?"

"Me ipinasasabi lang ho senyo si Imo."

"Ano?"

"Meron daw ho s'yang namatay na kamag-anak. Makikipaglibing s'ya. Kaya hindi raw ho s'ya makakatarbaho ngayon."

"Libing na? Ibig sabihin, tatlo o apat na araw nang patay 'yon. Ba't ngayon lang niya nalamang makikipaglibing siya? O kung alam na niya kahapon pa, dapat, sinabi n'ya sa 'kin."

"Siguro ho, nalimutan lang."

"Sino'ng lulukuhin n'ya, ako? Naku, marami pa s'yang kakanin."

Inilabas ni Mister Balajadia ang listahan nito ng mga tao.

"Sabi nga ho pala ni Imo, kung papayag daw kayo, hahalili muna 'ko sa kanya."

"A, hindi. At sabihin mo sa kanya, humanap na siya ng ibang trabaho. Hindi siya'ng magmamalaki sa 'kin. Napakarami ng nakikiusap sa 'kin ng trabaho para panghinayangan ko siya."

Kinaltas ni Mister Balajadia sa listahan ang pangalan ni Imo.

Mga ikasiyam ng gabi ay dumating si Imo. Nagtuloy na siyang pumasok sa eskuwela, sabi niya kay Julio. Sinabi ni Julio ang masamang balita.

"Hindi bale," sabi ni Imo. "Ayos nga, e. Hindi ako p'wedeng magtrabaho sa mga araw neto dahil binibigyan ako ng assignment ng opisinang pinag-aplayan ko. Pinagki-criticize ako ng anunsiyo sa radyo, sa TV at sa print. 'Tapos, pinagagawa ako ng mga sarili ko. Pag napasahan ko'ng assignment, physical exam na lang. Na-impress ko sila kangina sa interview. Ang gara n'yong opisina, padre. Isang floor ng building. Air-conditioned. At ang mga

bebot, padre, ang gagara. Wala yata akong nakitang hindi tisay."

Noo'y Martes. Sabado ay suweldo. Sumahod si Imo kahit hindi na nagtatrabaho. At may pitong araw pang natira sa kanyang deposito. Maganda na ang balita ni Imo. Pasado siya sa assignment. Sa Lunes ay malalaman ang resulta ng pagsusuri sa kanyang kalusugan, at kung pasado rin siya rito, makapagsisimula na siya.

"Ga'no raw ang magiging sahod mo?" tanong ni Atong.

"Dos siyentos singk'wenta lang, padre. Dos s'yentos singk'wenta. Ilang araw kong bubunuin dito 'yon. Pag naging pirmihan ako pagkaraan ng tatlong buwan, malaki ang dagdag. Ang gara ng opisina, kung makikita n'yo. Saka limang araw lang ang trabaho. Sabado't Linggo, bulakbol. Tuwing Pasko, may bonus. Ang trabaho, pa-easy-easy lang. Paupuupo, pasiga-sigarilyo, pahigup-higop ng kape, patinga-tingala at pahimas-himas ng baba habang nag-iisip ng ideya. Masarap do'n, padre. At 'yon naman talaga'ng linya ko. 'Yong trabahong utak ang ginagamit, di gaya rito na braso."

Ang magandang kapalarang bumati kay Imo ay nagsalin-saling-bibig at ilang araw ding naging paksa ng usap-usapan ng mga obrero.

Sumapit uli ang Sabado at si Imo ay dumating nang nakakamisadentro ng puti, ang leeg ay sakal ng kurbata. Ang mga kuko niya, na halatang

kamamanikyur, ay makintab sa kyutiks. Pinagkalipumpunan siya.

"Pamburol 'yan, a."

"Kailangan 'to. Sa opisina namin, pati d'yanitor, de-kurbata."

"Sa'n ka tumitigil ngayon?"

"Sa Vito Cruz. Nangangasera."

Dumating ang pagador at ang pansin ng lahat ay nalipat sa pinakamagandang lalaki sa buong daigdig.

"Si Kalbo, wala ba?" tanong ni Imo kay Omeng pagkaraang makasahod siya.

"Di mo makakapa rito 'yon pag Sabado. S'weldo 'ata. Naron 'yon sa opisina, nanghaharang sa poker. Bakit, ano'ng kailangan mo sa kanya?"

"Mayro'n pa 'kong natirang isang araw na deposito, e. Sasabihin ko sana sa kanya na balato ko na sa kanya 'yon."

"Ba't mo hahayaan sa kanya? Sayang din 'yon. Pinagpaguran mo 'yon. Balikan mo sa Sabado."

"Hindi. Kanya na lang 'yon. Maipagkamali man lang niya na maibili ng lason 'yon, makakabawas ng isang masamang tao sa mundo."

"Hindi pa ba kayo uuwi?" tanong ni Gido.

"Teka," sabi ni Imo. "Sama kayo sa 'kin. Magpapatoma ako. Blow-out ko."

"Aba, sapak 'yan," sabi ni Frank. "Sa'n tayo totoma? Sa Bayside?"

"Hindi ka tatanggapin do'n. Bawal ang nakasinelas do'n."

"Isama natin si Julio," sabi ni Atong.

"Narito ba siya?" tanong ni Imo.

"Oo. Naro'n lang kangina, kausap ng bodegero."

"Mayro'n na ba s'yang trabaho?"

"'Ala pa nga, e."

"Malas din, ha?"

"Teka, hahanapin ko," sabi ni Atong.

"Iinom n'yo na lang ako," sabi ni Omeng. "Alam n'yo naman, hindi ako p'wede riyan."

"Ako rin," sabi ni Gido.

"Ba't pati ikaw?" tanong ni Imo. "Tumotoma ka naman, a."

"'Alang bigas sa bahay. Kailangan 'tong s'weldo ko."

Anim sila—si Imo at si Julio at si Atong at si Frank at dalawang iba pa. Iyo'y isang maliit at maruming restawrang Intsik sa may pag-akyat ng Ayala Bridge. Sa bihis ni Imo ay alangan siya sa lugar na ito, ngunit bagay para sa kanyang mga kasama.

Nagharap-harap sila sa dalawang pinag-ugpong na mesa. Sandosenang boteng serbesa agad ang inorder ni Imo. Nagpagisa siya ng isang latang karne norte.

Inuman. Si Imo ay salita nang salita at ang kanyang mga kasama ay tahimik na nakikinig. Inilarawan uli niya ang kanilang opisina. Isang buong palapag ng building. Air-conditioned. Sa latag ng karpet, para kang naglalakad sa ulap. Nagkalat ang mga tisay. Mayroon siyang sariling cubicle. Ang mesa niya, ang gara. Ang silya niya, naitutumba at naiikot. At ang mga empleado, palakihan ng suweldo.

"Alam ba n'yo'ng tant'ya ko? Tatlong taon pa, may kotse na 'ko. At pag may kotse na 'ko, ang gusto kong mangyari e 'yong isang araw ng pagmamaneho ko e maispatan ko si Bokal na naglalakad sa kalye. Sasagiran ko. 'Tapos, dudungawin ko sa bintana at sasabihin ko, 'Putang-ina mo kang hindot ka! Nasa kalye ka'y tatanga-tanga ka!'"

Tawanan silang lahat liban kay Julio.

KABANATA 9

# Sa Pangil ng mga Ganid

*Este, kayo ho ba'y ano, Mister Danig?*

*Ako? A, ako'y isang sub-contractor ng mga patrabaho sa construction, maging ito'y kanterya, tuberya, karpinterya, laterya, etsetera. Kinukuntrata ng Pangswa Construction ng siyento beynte mil, kukuntratahin ko ng nubenta mil, at ipapakuntrata ko naman ng sitenta'y singko mil. Walang hirap. Daraan lang sa kamay ko ang kontrata, tubo na agad ako ng kinse mil.*

*E, kayo naman Mister Nigad?*

*Ako? A, ako'y isang sub-sub-contractor. Kukuntratahin ni Mister Danig ng nubenta mil, ipakukuntrata sa 'kin ng sitenta'y singko mil, at ipakukuntrata ko naman ng sisenta'y singko mil. Daraan lang sa kamay ko ang kontrata, tubo na agad ako ng diyes mil.*

*E, kayo naman Mister Gidan?*

*Ako? A, ako'y isang sub-sub-sub-contractor, isa ring kapatas porke ako mismo'ng nangangasiwa sa trabaho. Sa kamay ko nagwawakas ang pasa-pasa ng kontrata. Mismis na lang pagdating sa 'kin pero tumutubo pa rin. Nasa paraan lang. Nasa*

*higpit ng sakal sa leeg ng mga obrero. Ako, sa ibang salita, ang sumisimot ng katas bago ko itapong sapal sa mga obrero.*

LAMAYAN NA ANG TRABAHO SA LA MADRID. Sa gabi, ito'y nagliliyab sa kalat ng mga bombilyang de-kinyentos. Tapos na ang pagbubuhos at ngayo'y nasa pagkikinis na sila. Nagsusungkab na ng mga salamin sa mga kuwadradong bakal ng mga bintana. Nag-uupo na ng mga inudoro. Nagpapasada na ng grinder sa suwelong marmol. Sa Disyembre ang lagak ng gusali sa may-ari. Oktubre na kaya paspas sila.

Masaya si Atong. "Tamang-tama," sabi niya kay Julio. "Di ko gagalawin ang obertaym ko para me atik sa Pasko. Makakabili 'ko ng damit at sapatos para ke Perla. Matagal nang di nakapagsus'ot ng bago 'yong 'utol ko. Naaawa na 'ko. Sa Pasko man lang, makapags'ot ng bago."

"Ga'no ba'ng bigay senyo sa obertaym?"

"Gano'n din. Bale kalahating araw dahil apat na oras lang naman ang lamay. Di bale. Malaking bagay na rin."

"Di ba dapat e mas malaki'ng bigay sa obertaym?"

"Dapat. Pero di nasusunod dito 'yon. Umangal ka naman, sasabihin lang sa 'yo na 'wag kang maglamay kung ayaw mo."

Isang gabi, mga ikasiyam, ay ginising si Julio ng guwardiya.

"Nakita ka ni Mister Manabat."

"Ha?"

"Oo. Nar'yan. Nag-iinspeks'yon. Nakita kang natutulog. Tinanong ako kung sino ka. Di ko sana sasabihing tagalabas ka, pero 'ka ko, kung sasabihin kong nagtatrabaho ka rito, pihong itatanong kung ba't ka natutulog e lamay pa sila. Sinabi ko na lang na dati'y nagtatrabaho ka rito. Pero na-laid-off ka na, 'ka ko."

"Ano'ng sabi?"

"Sinabon ako. Hindi raw ako dapat magpatulog dito ng kahit sino. Kahit nagtatrabaho pa rito."

Nagbihis si Julio.

Sa paglabas ng tarangkahan, kipkip ang balutan ng kanyang mga gamit, ay nakita niya si Mister Manabat, lumiligid sa gusali. Nakabuntot kay Mister Manabat ang limang kapatas, dalawang inhinyero at tatlong iba pa. Sa pagkakaagapay ng lakad nina Mister Manabat at Mister Balajadia, sila'y mukhang kambal. Magsimpandak sila, magsintaba, magsing-umbok ng pisngi, magsimpintog ng tiyan, magsing-ikli ng pata, at sa malas ay magsinggulang din.

"Sa'n ang tulog mo ngayon?" tanong ng guwardiya kay Julio.

"Hihintayin ko si Atong. Makikitulog muna 'ko sa kanila. Bukas na 'ko hahanap ng ibang matitigilan."

Nakaparada sa labas sa tapat ng tarangkahan ang limosinang Fleetwood ni Mister Manabat. Ang

tsuper ay nakauniporme na gaya ng uniporme ng carro corona ng punerarya.

Pagkuwa'y lumabas ng tarangkahan si Mister Manabat nang kasunod ang sampung konsorte. Sa pag-uunahan ng mga ito sa pinto ng kotse, ang isa'y natapilok at muntik nang madapa. Mataba si Mister Balajadia at maikli ang kanyang pata, ngunit siya ang nagtagumpay na mauna sa pagbubukas sa pintuang daraanan ni Mister Manabat pagsakay sa limosina.

Ikasampu ng gabi ay tigil ang lamay. Inihayag ng guwardiya sa mga obrero na mula sa gabing iyon ay wala nang sino mang maaaring matulog doon. Ayaw ni Mister Manabat.

Nakita ni Atong si Julio.

"Bawal na palang matulog dito ngayon, a," sabi ni Atong.

"Oo nga, e."

"Pa'no ka?"

"Hahanap ako bukas ng ibang matitigilan."

"Sa 'min ka na lang matulog ngayon."

"'Yon nga sana'ng sasabihin ko sa 'yo, e."

Madalang na ang mga sasakyan at natagalan bago sila nakasakay kayat nang sumapit sila sa Sunog-Apog ay mga ikalabing-isa na. Tulog na ang ama ni Atong ngunit si Perla ay gising pa. Naggagantsilyo si Perla nang datnan nila.

"Ipaglatag mo kami," sabi ni Atong kay Perla. "Dito s'ya matutulog."

Madilim-dilim pa kinabukasan ay gising na sila, liban sa matandang paralitiko. Isinalang ni Perla ang kaserolang kinatitinggalan ng kapeng babad na at kung makailan nang napakuluan. Sumalok ng tubig sina Atong at Julio. Sa kalahatian ng kanilang pag-iigib ay saglit na namahinga sila upang paagusan ng mainit na kape ang kanilang sikmura.

Ang almusal ay sinangag, pritong tinapa at pritong talong.

"Uuna na 'ko sa 'yo," sabi ni Julio kay Atong pagkaalmusal nila.

"Sa'n ang tungo mo?"

"Sa España. Pupuntahan ko 'yong isa kong nakasama no'ng makapagtrabaho 'ko sa Cubao. Itatanong ko kung p'wede 'kong makitulog sa pinagtatarbahuhan n'ya."

"Sa'n ba nagtatarbaho 'yon?"

"Hindi ko alam kung sa'n na ngayon. Matagal na kaming di nagkikita. Pero kantero rin."

"Sabay na tayo. Ma'ga pa naman, e."

"Ke'langang ma'ga 'ko para abutan ko s'ya sa kanila."

Nagpaalam siya kay Perla at maging sa matandang paralitiko na ngayo'y nasa silyon na. Hindi siya nito inino pagkat gaya ng dati'y nakatanga

ito sa kawalan, tila nakaharap sa isang panooring walang tunog at walang hugis at walang kulay.

Inihatid siya ni Atong hanggang sa makababa ng hagdan.

"Me atik ka pa ba?"

"Meron pa."

"Magkano?"

"Mahigit pang lima."

"Basta kung magigipit ka, hanapin mo lang ako. Magkakatulungan tayo kahit pa'no."

Lumakad na si Julio.

Iyo'y isa sa tatlong makikitid at madidilim na entresuwelo sa silong ng isang lumang bahay sa Dos Castillas. Nginitian siya ng matandang babae sa pintuan, isang hiwatig na siya'y kilala rin nito. Nagmagandang-umaga siya.

"Nar'yan ho ba siya?"

"Oo. Halika, tuloy. Pol, me bisita ka."

"Sino ho? Oy, Julio!"

Nagsalubong sila at sabik na nagkamay. Mahagway ang pangangatawan ni Pol. Mas mataba siya kay Julio at mas maputi rin nang bahagya. Matang-Bumbay siya. Sabog ang kanyang malalagong kilay.

"Ba't ngayon ka lang napasyal? S'yanga pala, nag-almusal ka na ba?"

"Tapos na."

"Mabuti't inabot mo 'ko. Talagang paalis na 'ko, e. Sa'n ang trabaho mo ngayon?"

"'Ala nga, e. Nakapagtarbaho 'ko sa Isa'c Peral, pero natanggal na 'ko, me dal'wang buwan na."

"Pareho tayo. Ako man, matagal ding natambay. Natigil tuloy ng pag-aaral. Nitong nakaraang linggo nga lang ako nagkaro'n uli ng kayod. Sumama ka na lang sa 'kin. Ilalapit kita sa kumpare ko. Maliit na trabaho nga lang. Baka mga isang linggo na lang 'yon."

"Sa'n ba'ng tarbaho n'yo?"

"Sa Kamuning. Lote lang. Pinapaderan namin. Pakyaw ni 'Pareng Kadyo."

"Kulang pa ba, kayo ng tao?"

"Apat na kami ro'n. Pero madaling kausapin si 'Pare. Lalo na pag ako'ng naglapit. Iba'ng turingan namin. Parang kapatid. Sasabihin ko na bigyan ka ng k'watro singkwenta. Sais ang bigay niya sa 'kin. Ngayon pa nga lang ako nakatikim ng s'weldong sais sa buhay ko."

Patungo na sila sa pag-aabangan nila ng sasakyan.

"Kumusta nga pala si Ligaya?" tanong ni Pol. "Naro'n ba siya sa sinasabi mo? Sa'n nga 'yon?"

"Sa Misericordia. Di ko pa rin t'yak hanggang ngayon."

"Pero tuloy pa rin ang hanap mo?"

"Oo."

"Bilib din naman ako sa iyo. Mahirap 'yon, a. 'Ika nga, para kang naghahanap ng karayom sa isang mandala ng dayami."

KABANATA 10

# Si Malaki at si Maliit

*Si Boy Boga. May ginulpi. May ginahasa. May pinatay. Namumunini.*

*Sa laya.*

*Ikaw. Sa iyong tahanang walang hangin pagkat walang bintana. Ano ba ang iyong nagawa?*

*Ang hawak ng Babaing may piring ay isang tabak. Matalim. Walang habag at patawad. Sa tulad mo.*

*Mahina.*

*Alam mo naman, si Boy Boga ay anak ng isang pirata. Na puno ng bayan.*

KINA POL SIYA NATUTULOG. KINA POL SIYA kumakain. Sa umaga, pag-alis ng bahay patungo sa kanilang trabaho sa Kamuning, sila ay may baong pananghalian. Para makatipid.

Ang pagpapader sa maluwang na bakuran, trabahong nasimulan na nina Pol nang wala si Julio, ay tumagal pa ng siyam na araw bago natapos. Kumita nang kaunti si Julio. Bukod dito, ang

kumpare ni Pol, si Kadyo, ay nagbigay sa mga kasama ng tigsasampung piso na balato nito, umano, sa tinubo na mahigit-higit lamang naman sa dalawandaang piso.

"Mabait 'yong kumpare mo," sabi ni Julio kay Pol.

"Oo. Kasi, gaya rin natin, e. Mahirap ding tao. Kita ang lagay natin. Laging gayon yata. 'Yong wala . . . 'yon pa'ng nagbibigay."

"Ba't di tayo sumasama sa kanya no'ng araw?"

"Kelan lang siya natutong mamakyaw. Piyon din lang siya, dati. Nakapakyaw minsan ng poso negro, ginanahan. Malakas ang loob. Kahit sino, nilalapitan. 'Yon nga lang . . . maliliit na trabaho lang."

Ibinigay ni Julio sa ina ni Pol ang kalahati ng kanyang kinita.

Pagkaraan ay ibig na naman niyang maglayag sa lunsod. Pinigil siya ni Pol.

"Nahihiya ka pa ba rito? Pag may kita ka naman, nagbibigay ka. Dito ka na lang muna habang wala pang tiyak na matitigilan."

Masaya si Pol isang araw na dumating si Julio mula sa paghahanap niya ng trabaho.

"Galing dito kangina si 'Pare. May trabaho na tayo."

"Sa'n?"

"Sa Loyola Heights. Malapit sa Ateneo. Pagpapader din. Pero isang compound. Triple n'yong sa Kamuning."

"Sinu-sino tayong gagawa ro'n?"

"Siguro'y tayu-tayo rin n'yong mga nakasama natin sa Kamuning."

"P'wede kaya nating ma'singit do'n 'yong 'sang kaibigan ko?"

"Sino?"

"Atong ang 'alan. Nakasama ko sa Isa'c Peral. Mabait. Masipag. 'Ala kang ma'pipintas. Sigurado ko na magugustuhan s'ya ng kumpare mo."

"Tambay rin ba siya ngayon?"

"Di ko alam. Pero kahit na me tarbaho pa s'ya, di na rin s'ya magtatagal do'n. Malapit nang mayari 'yong bilding. At sasama sa 'tin 'yon kahit na me tarbaho pa. Masama'ng ugali ng kapatas nila. Isinusuka ro'n. Saka tres singk'wenta lang ang bigay sa kanya, kinikilo pa . . . gaya ng ginagawa sa 'tin no'n sa Cubao."

"Tanungin natin si 'Pare. Puntahan natin."

Ang kumpare ni Pol ay mga tatlumpung taon. Butuhan ang kanyang mukha gayong matipuno ang kanyang katawan. Makitid ang kanyang noo at halang ang mga tainga. May asawa siya at apat na anak, na ang bunso ay siyang inaanak ni Pol sa binyag. Sa Dimasalang sila, sa isa ring entresuwelo, tulad ni Pol.

Payag si Kadyo.

"Talagang magdaragdag pa 'ko ng dalawang tao. 'Buti, inabot n'yo na di pa 'ko nakakakuha. Hihirapin

tayo ro'n pag tayong lima lang. Bato'ng huhukayan natin ng pundasyon. Adobe."

Mula kina Kadyo, napag-usapan nila na puntahan na si Atong.

Iba na ang guwardiya sa tarangkahan ng La Madrid. Hindi ito kilala ni Julio, at hindi rin nito kilala si Julio. Ayaw siya nitong papasukin. Bawal na raw ang mga tagalabas.

"Kaya inalis 'yong dating g'wardiya, dahil do'n. Kung sinu-sino'ng pinapapasok. Hintayin na lang n'yo'ng paglabas nila."

Itinanong ni Julio sa guwardiya kung anong oras na. Mag-aalas-kuwatro na.

"Di na ho ba sila naglalamay?"

"Hindi na."

"'Sang oras pa," sabi ni Pol. "Maglakad-lakad tayo para di tayo mainip."

Naglakad-lakad sila. Nakarating sila sa Luneta, nagkukulay-kahel na ang araw, malapit nang pumantay sa dulo ng tsiminea ng isang bapor na nakaangkla sa dako roon ng Manila Bay, at mahaba na ang anino ng Luneta Grandstand. Itinuro ni Pol kay Julio ang Manila Hotel.

"'Yong monumento ni Rizal, sa'n 'yon?"

"Bakit, hindi mo pa ba nakikita'ng monumento ni Rizal?"

"Hindi pa."

"Naro'n lang. Halika."

Sa monumento ni Rizal, tatlong marinong Amerikano at dalawang Pilipina ang nagkukuhanan ng larawan. Naka-jeans ang dalawang babae at mga blusang sakat at mababababa ang kutab sa dibdib. Sa kapal ng kanilang make-up ay lalo silang nagmukhang mumurahin. Pinanood nina Julio at Pol ang pagkukuhanan nila ng larawan. Ang dalawa sa tatlong marino ay nagpakuha sa harap ni Rizal, yakap ang kani-kanilang mga pareha na nakayakap din sa kanila. Kinunan ng marinong walang kapareha.

"Bastos ang mga ito," sabi ni Pol. "Sa harap pa ni Rizal naglalandian. Halika na."

Sa tarangkahan ng La Madrid, naglalabasan na ang mga manggagawa.

Isang tropa ang mga kantero nang sila'y lumabas. Siyam sila—si Omeng at si Frank at si Guido at anim na iba pa. Si Frank ang unang nakakita kay Julio. Itinuro ni Frank si Julio sa kanyang mga kasama.

Sina Frank, Omeng at Gido ay tumigil sa harap nina Julio at Pol. Ang iba'y bumati lamang kay Julio at tuloy alis na.

"Si Atong?" tanong ni Julio pagkaraan ng mga pagpapakilala at panimulang kumustahan.

"Di mo ba nabalitaan?" tanong ni Gido.

"Dedbol na si Atong," sabi ni Frank.

Nakatunganga si Julio.

"Hindi ka makapaniwala, ano?" sabi ni Omeng. "Pero totoo. Inilibing s'ya nito lang nakara'ng Sabado."

"Bakit?" tanong ni Julio. "Ano'ng nangyari?"

"Mahabang istorya," sabi ni Gido.

"Ibida mo nga," sabi ni Frank kay Omeng.

"Katulong ko si Atong. Nagkakabit kami ng mga habonerang porselana. Pinakuha ko ng walong habonera sa bodega. Alam naman n'ya ang dapat. Na bago n'ya pirmahan ang resibo, kailangang bistahan muna n'ya nang isa-isa ang kanyang mga ilalabas. Dahil pag nakapaglabas siya ng sira, siya'ng mananagot. Nang dumating sa 'kin 'yong mga ipinakuha ko, basag 'yong isa. Tiningnan daw niya pero talagang di niya napansin na basag 'yong isa. Gano'n naman ang porselana, pag lapat ang basag, di mo basta mapapansin. Sabi ko, ipaliwanag niya kay Kalbo. Ginawa. At hindi naman daw nagalit si Kalbo. Kinuha lang 'yong basag na habonera at sinabi na siya na'ng bahala. 'Kala ni Atong, libre na siya. Tuwa nga ni Atong. Sabi, may katiting na puso pa rin daw pala naman si Kalbo. Eto ngayon nang dumating ang Sabado. Pila na si Atong. Kabistu-bisto, wala palang sasahurin. Kinamb'yo 'yong halaga ng habonera. Kuha pati 'yong dalawang linggong deposito ni Atong at kulang pa. Muntik na ngang awayin ni Atong 'yong pagador, naawat lang namin. Nasa lugar naman 'yong pagador, e. Talaga namang wala siyang kinalaman do'n. Si Kalbo ang sinugod ni

Atong. Do'n sa opisina. Hanggang do'n lang ang alam namin. Nang mag-Lunes, nabalitaan na lang namin na nasa bilibid si Atong at si Kalbo naman e nasa ospital. Pero sabi, ganito raw ang nangyari: Nasa poker si Kalbo. Hinintay ni Atong. Nang matapos ang laro, alas-diyes na ng gabi. Mainit ang ulo ni Kalbo. Talo, e. Sa unang salita pa lang daw ni Atong, sininghal na ni Kalbo. Sinabayan daw ni Atong sa pagbaba si Kalbo. Nakiusap. Minura ni Kalbo. Hindi nakapagpigil ang Atong, binuntal. Laglag sa hagdan si Kalbo, putok ang ulo at bali ang isang braso. Nasa ospital pa nga hanggang ngayon."

"Tapos, si Atong . . .?" tanong ni Julio.

"'Yon ang malabo. Sabi sa City Jail, nakipag-away sa isang barkadang kasama sa selda. At meron namang barkadang umamin na gano'n nga. Pero kay Atong daw nagmula ang away. Sumuka ng dugo si Atong. Isinugod sa ospital pero sa daan pa lang, wala na. Patay na."

"Ginulpi siguro 'yon sa City Jail," sabi ni Pol. "Hindi lang siguro nila akalain na madededbol. Nang magkagano'n, sumapakat ng mga loko sa isang drama para sa gusto nilang palabasin."

"Gano'n nga'ng balita, e," sabi ni Omeng. "Meron palang kapatid na pulis si Kalbo, sarhento, at sa City Jail mismo nakadestino."

"Sabi na, e."

"Kung nalaman ko, sana, nakasama man lang ako sa libing," sabi ni Julio.

"At kung nakita mo 'yung libing, magugulat ka," sabi ni Frank. "Ang haba. Nagkaisa kaming 'wag pumasok nang araw na 'yon. Pati mga tubero, karpintero, lahat. Kaya 'alang tarbaho rito no'ng Sabado. Naro'ng lahat sa libing. 'Ala naman kasing ipinakisamang masama rito si Atong."

"'Yong kapatid n'ya?" tanong ni Julio.

"Nakakaawa," sabi ni Omeng. "Tatlong beses na hinimatay sa sementeryo. At 'yong tatay, lumpo 'yon, di ba? Nasa duyan, buhat ng tao. Mas maaawa ka pa nga ro'n sa mga naiwan kesa ro'n sa namatay."

"Pa'no nga kaya'ng buhay ng mag-amang 'yon ngayon?" sabi ni Gido. "'Sang babae at 'sang amang lumpo. Me itsura pa naman 'yong kapatid na 'yon ni Atong."

KABANATA 11

# Laging Luksa ang Estero

*Alam mo ba kung gaano kaitim ang burak sa estero? Magdikdik ka ng karbon, pulbusin mo, saka mo kanawin sa kaunting langis at malalaman mo kung gaano kaitim ang burak sa estero.*

*Hindi nagbabagong-kulay ang estero. Uulan uulan uulan at ang estero'y kikilos sa agos ng tubig-langit at sa kanya'y magpuprusisyon ang mabubulaklak na waterlily, ngunit sa ilalim ng agos ng tubig-langit at sa ilalim ng waterlily at ng kanyang mga bulaklak ay naroon, matatag na naroon, ang kanyang malapot at maitim na kalamnan. Lilikwad ang tag-ulan at magtatag-araw at makikitlan ng buhay ang estero at muling haharap sa langit ang kanyang luksang baluti.*

*Laging luksa ang estero. Hindi siya nahihilamusan maging ng tubig na saboy ng langit at sa halip, ito'y naghahakot lamang sa kanyang sinapupunan ng laswang nahilamos sa mukha ng salaulang lunsod.*

DUMIDILIM NA AT NAGDIDILATAN NA ang mga mata ng mga sasakyan. Sa ganitong mga sandali, ang mga lansangan sa puyo ng lunsod ay nababakuran ng sangkatauhang nakatanghod sa punuang mga

sasakyan. Sa bawat isang bumaba ng dyipni ay dalawampu ang sumusugod at nagbabalyahan na wari ba, ang kanilang pinaglalabanan ay siya na mismong buhay. Sa pintuan ng mga bus ay nangaglabas ang mga katawan, wari'y mga piraso ng pagkaing di na maisumpal sa puno, namumuwalan nang bibig. Sisibad ang isang taksing walang pasahero at sampung kamay ang kakaway. Ang mga de-kotse, samantala, ay panatag, nangakangiti, sa masarap na pagkakaupo sa kanilang mga Cadillac at mga Buick at mga Plymouth at mga Pontiac.

Nakatayo sa harap ng gusali ng NBI sina Julio at Pol, nakatanghod sa punuang mga sasakyan. Humiwalay na sa kanila sina Omeng at Frank at Gido pagkat iba-iba sila ng patutunguhan, ng uuwian. Kangina pa sila rito at ang bakod ng tao sa magkabilang tabi ng lansangan ay lalo pang sumisinsin at kumakapal.

"Maglakad na lang tayo hanggang Quiapo," sabi ni Pol kay Julio.

Naglakad sila. Natapilok si Julio sa tapat ng Jai Alai at muling natapilok sa tapat ng Philippine Normal College.

"Ano ba?" sabi ni Pol.

"Naiisip ko kasi si Atong."

Higit na masinsin at makapal ang mga nag-aabang ng sasakyan sa harap ng City Hall. Sa malaking orasan sa tore ng City Hall ay nasasaad na labintatlong sandali na lamang at orasyon na.

"Nang huli kaming magkasama ni Atong, sa kanila pa 'ko natulog," sabi ni Julio. "At no'ng umagang paalis na 'ko sa kanila, sabi pa n'ya, basta nagipit ako, hanapin ko lang s'ya. Hirap din s'ya, pero lagi s'yang handang tumulong ng kaya n'ya."

"Tinablan ka talaga ng nangyari sa kanya, ha?"

"Oo."

"Sabagay, talagang merong gano'n. Mawalan ka na ng isang kapatid, huwag lang ng isang matalik na kaibigan. Nangyari sa 'kin 'yan. Namatayan ako ng kapatid, hindi ako naiyak. Pero nang mamatay 'yong isang matalik kong kaibigan, naiyak ako sa libing."

"Saka no'ng naglalamay sila sa tarbaho, ang saya n'ya. Sabi n'ya, di raw n'ya gagalawin ang kikitain n'ya sa obertaym para me pera s'ya sa Pasko. Ibibili raw n'ya ng damit at sapatos 'yong kapatid n'ya. Naaawa na raw s'ya dahil matagal nang di nakapagsus'ot ng bago si Perla. Mahal na mahal n'ya 'yon. Ni hindi n'ya pinasasalok ng tubig 'yon dahil nabibiro sa gripo."

"'Yon siguro'ng nakapagpatindi ng galit n'ya. Asang-asa na maibibili n'ya ng damit at sapatos 'yong kapatid, 'tapos, wala. Purnada ang lahat ng kanyang pinaghirapan. 'Tapos, minura pa ni . . . Kalbo ba'ng tawag n'yo? Sa 'kin man mangyari 'yon, baka hindi lang buntal ang abutin sa 'kin ni Kalbo."

"Dumalaw kaya tayo kina Perla?"

"Ngayon?"

"Oo. Masabi ko man lang sa kanya na di ko alam ang nangyari kaya di ako nakasama sa libing."

"Sa'n ba'ng kanila?"

"Sa Balut."

"Sige."

Nasakay rin sila ngunit kinailangan nilang lumaban ng balyahan. Ang bus ay nanuwid sa Abenida Rizal, kumaliwa sa Tayuman, kumanan sa Juan Luna, saka kumaliwa sa North Bay Boulevard. Bumaba sila sa makalampas ng konkretong tulay na nakabagtas sa Estero Sunog-Apog.

Masansang ang langis ng koprang kinakatas sa imperyo ng komersiyo at industriya sa lukab ng higanteng Y. Gabi na at nakikitunggali sa dilim ang ningas ng mga gasera sa mga barungbarong. Mula sa puno ng tulay, tanaw ang Unibersidad ng Maynila at ang kanyang neon sign na bungi ng dalawang letra.

"Dito sila," sabi ni Julio. "Me lupa sila no'ng araw sa Quezon City, pero naagaw sa kanila ng 'sang mayaman."

Pinid ang kibal na pinto sa barungbarong nina Perla. Kumatok at nagpatao-po si Julio. Bumukas ang pinto at nakita nila si Perla. Hawak nito ang rolyo ng sinulid at ang panggantsilyo, sa isang bisig ay nakasampay naman ang ginagantsilyo. Nagmagandang-gabi si Pol kay Perla. Bahagya na silang madilaan ng liwanag ng gasera sa ibabaw ng dulang at sila'y saglit na kinilala ni Perla.

"Ikaw pala," sabi ni Perla kay Julio. "Tuloy kayo."

Pumanhik sila. Ipinakilala ni Julio si Pol kay Perla. Luksa si Perla, taglay pa ng mga mata ang anino ng pagtangis sa isang yumao.

Binitawan ni Perla sa isang tabi ang kanyang gawain at binigyan niya ng upuan sina Julio at Pol. Nakahiga na sa isang sulok ang ama ni Perla, nakatagilid nang paharap sa dinding. Naupo si Perla sa isang bangkito na dalawang dipa ang layo kina Julio at Pol.

"Ngayon ko lang nala'n ang nangyari," sabi ni Julio. "Kung nala'n ko ka'gad, nakasama sana 'ko sa libing."

Tumungo si Perla at pinahid ng mga daliri ang luhang gumitaw sa sulok ng mga mata. Nanatili sa pagkakatungo si Perla, ang mga daliri ay handa, nakaabang, sa luha pang gigitaw. Tahimik sina Julio at Pol. Hindi sila nagsasabi ng pakikiramay, ngunit ang inihahayag ng kanilang anyo ay higit pa sa pakikiramay.

Nag-angat ng mukha si Perla. Mapupula ang kanyang mga mata, pati ilong.

"S'yanga pala, kumain na ba kayo?"

"Oo," sabi ni Pol. "Huwag ka nang mag-abala."

"Baka hindi pa? Madali lang namang magluto."

"Tapos na."

Natahimik sila. Nakatingin sa sahig si Perla, sina Julio at Pol ay sa mukha ni Perla.

"Pa'no 'yong kaso n'ya?" tanong ni Pol. "Hindi ba kayo naghahabol?"

"Walang makaasikaso. Ako lang ang p'wedeng umasikaso, hindi ko naman alam ang dapat gawin. Me nakipag-usap sa 'king . . . ditektib yata 'yon. Sila na raw ang bahala. Malalaman ko na lang daw ang resulta. Pero wala naman yata silang ginagawa."

"Kung sila rin ang may kagagawan no'n, s'yempre'y di kikilos ang mga 'yon nang laban sa kanilang sarili," sabi ni Pol. "Ang siguradong gagawin ng mga 'yon e takpan ang tunay na nangyari."

"Sabi nga sa 'kin ng mga tagarito, tumahimik na lang daw ako. Kung di raw ako tatahimik, baka kung ano pa'ng mangyari sa 'kin. Kasi nga naman, para na rin akong nag-iisa rito. Meron kasing isang binatang tagarito, binugbog ng mga pulis. Nang magreklamo'ng mga magulang, pinuntahan sila riyan at binantaan."

"Marami talaga sa mga 'yan ang walanghiya," sabi ni Pol. "Mas tahimik pa siguro kung wala ang mga 'yan."

Nag-uusap si Perla at si Pol, si Julio ay may ginagawa sa loob ng kanyang bulsa. Sa bulsa ng kanyang polosert ay isang luma at manipis na talaarawang hindi nasusulatan, at sa talaarawan ay nakaipit ang isang sasampuin at dalawang pipisuhin.

Nagtinginan sina Julio at Pol mayamaya, at sa tinginang iyon, sila'y nagkaunawaan. Tumayo sila.

"Tutuloy na kami," sabi ni Julio.

Tumayo rin si Perla.

"Ma'ga pa naman, a."

"Babalik na lang kami sa ibang araw."

Nagpasalamat si Perla sa kanilang pagkaka-dalaw. Sa may pagpanaog ng hagdan ay idinikit ni Julio sa kamay ni Perla ang kanyang hawak.

"Pasens'ya ka na rito . . . ."

"Ano 'yan?"

"Konting ano lang . . . ."

Nakita ni Pol ang pagtanggap ni Perla sa abuloy ni Julio at siya'y karakang dumukot sa kanyang bulsa. Pumula uli ang ilong at ang mga mata ni Perla.

"Maraming salamat sa inyo. Salamat."

Naglalakad na sila sa makitid na eskinita, patungo sa pag-aabangan nila ng bus.

"Magkano'ng ibinigay mo?" tanong ni Pol.

"Dose. Sana, mas malaki. Pero 'ala na, e. Ikaw, magkano'ng ibinigay mo?"

"Lahat ng pera ko. Sampu. Buong sampu."

"'Ala nang natira sa 'yo?"

"Diyes sentimos."

"Lagot!"

"Bakit?"

"Bente lang 'tong natira sa 'kin. Kulang ng d'yes ang pamasahe natin."

"Mamasahe tayo hanggang Santa Cruz, 'tapos, lakarin na lang natin hanggang Dos Castillas. At 'yong sobrang diyes, ibili na lang natin ng sigarilyo."

"Naglakad na nga tayo kangina, lakad pa rin ngayon!"

Hinagikhik sila ng tawa.

Iilan sila na lulan ng bus, ngunit ang mga kasalubong na bus ay punuan pa rin. Sa pagtawid ng konkretong tulay na nakabagtas sa Estero Sunog-Apog ay kapwa sila napatanaw sa Imperyo sa lukab ng higanteng Y, sa Imperyo na gabi't araw ay walang pahinga, sa Imperyo na kung gabing madilim na tulad nito ay lipos ng ningning, wari'y isang mabunying karnabal.

"Gusto ko'ng ganda ni Perla," sabi ni Pol. "Mahinhin. Pilipina talaga. Saka sanay sa hirap. Gano'ng babae ang gusto ko. Sanay sa tuyo kaya mapakain mo lang ng tinapa, maligaya na. Pag sa hamon nasanay ang babae at nang mapunta sa iyo'y pinakain mo ng tinapa, wasak ang kamada. Madaling paligayahin ang babaing nasanay sa hirap."

Nasa Tayuman na sila.

"Siya na lang ang ligawan mo," sabi ni Pol. "Kalimutan mo na si Ligaya. Hindi ka liligaya sa isang Ligayang hindi mo makita."

"Iba'ng turing ko ke Perla."

"Ano?"

"Parang kapatid. Lalo ngayon. Kung p'wede nga lang akong pumalit sa dating lugar ng kuya n'ya."

"Sinabi mo 'yan, a? Baka ako'ng lumigaw sa kanya."

"Sige."

"Hamo . . . ."

KABANATA **12**

# Walang Pasko sa Sunog-Apog

*Pagsapit ng Pasko ay laganap ang biyaya?*

*Sa kanila mo sabihin iyan, sa kanila na bundat sa biyaya, huwag sa Sunog-Apog. Hindi marunong humalakhak ang Sunog-Apog at baka siya'y bigla pang matutong humalakhak—ng sugatang halakhak. Ang Pasko, para sa Sunog-Apog, ay iyong ubod-dingal na pagdiriwang na nagaganap sa loob ng isang napapaderang bakuran, at siya, ang Sunog-Apog, ay iyong matang nakasilip sa pagitan ng mga rehas na bakal sa tarangkahan. Ang tanging laganap kung Pasko, para sa Sunog-Apog, ay ang nangangagat na lamig, na siyang tanging biyaya sa kanya pagkat siya'y nakaratay at walang kumot.*

BINIBIHISAN NA NG PASKO ANG LUNSOD gayong ang Disyembre ay nagsisimula pa lamang. Ang makikitid nang mga bangketa ay halos mawala na sa tambak at kalat ng mga panindang laruan na puslit mula sa Hapon at sa Hong Kong. Sa itaas sa harap ng C.O.D., ikinakabit na ang mga tau-tauhan at hayup-hayupang kakatawan sa isang eksena sa

Bethlehem at pakikilusin ng mga mekanismo. Pinapaahan na at pinipintahan ng puti ang gagawing mga Christmas tree na mula sa pinutol na mga sanga ng puno ng pino sa Baguio. Pinag-uusapan na ng mga empleado ang kanilang tatanggaping bonus. Ang mga basurero'y hindi lamang masisipag at maiingat ngayon sa pangungulekta ng basura, kundi magagalang din bilang paghahanda sa bahay-bahay na pamamasko sa distritong kinatatalagahan nila. Mahigpit ang mga pulis sa trapik para makarami ng tong. Maging ang mga kawatan ay nagpaplano pagkat sila man ay may mga pamilya rin na umaasam na minsan man lamang sa isang taon ay makatitikim ng hamon at keso de bola.

Ilang araw pagkaraang dumalaw sila sa Sunog-Apog ay itinanong ni Julio kay Pol, "'Kala ko'y liligawan mo si Perla?"

Nagkamot ng batok si Pol.

"Ewan ko nga ba sa sarili ko. Pagdating d'yan, laging ningas-kugon lang ako. Pulos amba. Hindi naman natutuloy."

Kalahatian na ng Disyembre nang matapos ang trabaho nila sa Loyola Heights. Makapal pa sa kanyang sakong ang mga palad ni Julio sa putuk-putok na kalyong dulot ng pagbabareta at pagpipiko sa adobeng hinukay nila at pinagkapitan ng pundasyon ng linya ng pader.

"Gusto kong ibili ng damit at sapatos si Perla," sabi ni Julio kay Pol pagkatanggap nila ng kanilang huling sahod sa trabahong iyon.

"Di ba 'yon sana'ng ipapapasko ni Atong kay Perla kung di siya minalas?"

Tumango si Julio. "Malaki'ng utang na lo'b ko ke Atong. Sa gano'ng para'n man lang, makaganti 'ko."

"Pa'no mo s'ya maibibili ng damit at sapatos? Alam mo ba'ng mga sukat n'ya?"

"'Yon nga, e."

"Pera na'ng ibigay mo at siya na lang ang bumili. Ang kainaman no'n, makapipili siya ng gusto n'ya. At kung meron s'yang mas mahigpit na pangangailangan, pera'ng hawak n'ya at nasa disposisyon n'ya kung saan n'ya gustong iukol 'yon."

"Di ba mas masagwa kung pera?"

"Hindi. Mas praktikal nga, e. Kung gusto mo, samahan mo ng kapirasong sulat para maipaliwanag mo."

"Magkano kaya'ng dapat kong ibigay?"

"Kung magkano ba'ng gusto mo, e."

"Tama na kaya'ng kinse?"

"Oo. Di na masamang damit at sapatos ang mabibili no'n."

"'Uustuhin ko nang bente."

"Bahala ka."

"Naaawa ako, e. Baka gipit na gipit sila. Konti lang naman siguro'ng kita n'ya sa gantsilyo. Sa Pasko man lang, makaluwag-luwag sila."

Tatlong araw bago magpasko ay ginawa ni Julio ang sulat na ilalakip sa perang ibibigay niya kay Perla. Nagpatulong siya kay Pol ng pag-isip ng mga dapat ilagay sa sulat. Nang matapos ay ipinabasa niya iyon kay Pol.

"P'wede na 'to."

"Isobre ko na?"

"Oo."

Ipinaloob ni Julio sa sulat ang dalawang sasampuin saka niya isinilid iyon sa sobre.

"Teka," sabi ni Pol.

Nag-abot ng isang sasampuin si Pol.

"Isama mo."

"E, di lalabas na ako rin ang me bigay nito?"

"Walang kaso 'yon."

"Maglalagay ako ng habol. Sasabihin ko na 'yong sampu'y galing sa 'yo."

"Huwag na. Walang kaso 'yon."

Niyaya ni Julio si Pol para samahan siya na ihatid na iyon kay Perla.

"Ba't sasama pa 'ko?"

"'Ala ka naman 'atang pupuntahan, e. Para magkita kayo 'li. Gusto kong matuloy na ligawan mo s'ya."

Siksik sa nakatayong mga pasahero ang pagitang naghihiwalay sa dalawang hanay ng mga

upuan at sila'y nakaupo sa gawi ng imperyo ng sabon at mantika sa lukab ng higanteng Y kayat sa pagtawid ng bus sa konkretong tulay na nakabagtas sa Estero Sunog-Apog ay hindi nila napansin iyon. Ngunit pagkababa nila ng bus ay karaka nilang napansin iyon at sila'y napatda at natanga.

"Nagkasunog pala rito, a!" sabi ni Pol.

Wala na ang mga barungbarong na nagsampid sa bahaging iyon ng estero. Dikit-dikit sila, kapit-kapit upang magkaalalayan sa kanilang kahinaan, at sa pagyayakap-yakap nila ay nakakita ng isang magandang landas ang apoy. Sa burak ng estero ay nakahimlay ang kanilang labi, mga tambak ng uling at sunog na yero.

Pagkuwa'y nahatak sila ng malungkot na tanawin. Tulala sila, na wari'y kapwa sila naengkanto at kapwa kumikilos sa atas ng mahiwagang kapangyarihan, hindi ng kanilang sarili.

Sa kinalulugmukan ng mga barungbarong ay tatlong bagong barungbarong ang sinisimulang itayo ng ilang kalalakihan. Sa tambak ng mga uling ay dalawang binatilyo ang naghahalungkat, nangunguha ng mga tupok na yerong maaari pang pakinabangan. Sa makitid na eskinita, nakabilad sa araw ang tatlong kulandong na niyari katulad ng mga kulandong ng mga naglalaba sa ilog. Sa ilalim ng mga kulandong ay mga bata at mga ina at sa paligid ay mga kasangkapang nailigtas sa ngipin ng apoy. Dalawang hubo at marurusing na batang lalaki ang naghahabulan, walang pag-aalagata sa malungkot na tanawin sa paligid.

Sa labas ng unang kulandong ay isang ina ang nagsasaing sa palayok na nakaupo sa tatlong tipak na adobeng iniayos nang tatsulok. Ginagatungan ng babae ang sinaing at kasabay ay isang putlaing sanggol ang sumususo sa kanyang luyloy, tuyot na dibdib. Nakasigarilyo siya, sigarilyong ang dulong may sindi ang nakapasok sa bibig.

Nilapitan nila ang babaing nagsasaing.

"Kelan ho nagkasunog dito?" tanong ni Pol.

Tiningala sila ng babae. Naluluha ito sa usok ng madagtang panggatong. Inalis nito ang sigarilyo sa bibig saka ito sumagot.

"Me sanlinggo na."

"Nasa'n na ho sina Perla?" tanong ni Julio.

"Si Perla bang anak ni Mang Pilong Paralitiko?"

"Oho."

"Ano nga ba'ng nangyari sa batang 'yon? Di na namin nabalitaan. Taranta rin kasi kami, e. Ni hindi na nga namin naalalang makipaglibing ke Mang Pilo."

"Ba't ho, ano ho'ng nangyari ke Mang Pilo?"

"Komo nga paralitiko, hindi nakapanaog. Nasunog."

Natigil ang pagtatanong nina Julio at Pol. Natanga uli sila.

"Bakit, ano ba n'yo sila?" tanong ng babae.

"Kakilala lang ho," sabi ni Pol.

"'Ala kasi si Perla nang mangyari 'yon. Naghatid ng ginantsilyo. Di man lang kasi nakagibik si Mang Pilo, e. 'Alang nakapansin."

"E, sa'n ho ibinurol si Mang Pilo?" tanong ni Pol.

"Di na rin namin nabalitaan. Pero kinuha rito ng ambulansiya."

"Kasama ho si Perla sa ambulansiya?"

"S'yempre. Ama n'ya 'yon, e."

"Hindi na ho bumalik dito si Perla mula no'n?"

"Hindi na."

Napatid ang usapan. Sumubo ang sinaing at mabilis na inalis ng babae ang suklob ng palayok.

"Meron ho ba kayong alam na kamag-anak o ano man ni Perla na p'wedeng kinaroro'nan n'ya ngayon?" tanong ni Julio.

Umiling ang babae. "'Ala 'kong alam."

Nagtanung-tanong pa sina Julio at Pol sa mga babae sa ilalim ng iba pang kulandong at sa mga lalaking abala sa pagtatayo ng mga bagong barungbarong. Wala, wala silang alam. Sugatan din sila upang magsipag-intindi pa ng sugat ng iba. Hindi nila alam kung saan dinala ng ambulansiya ang bangkay ni Mang Pilo. Hindi nila alam kung saan ibinurol at kung kailan at kung saan inilibing. Hindi nila alam kung saan naroon ngayon si Perla. At wala rin silang alam na isa man lang na kamag-anakan ni Perla.

Matamlay sila at nakatungo ang mga ulo nang lisanin nila ang Sunog-Apog. Wala silang imikan. Nasa Abenida Rizal na ang kanilang bus nang may mangusap sa kanila.

"Pa'no 'tong pera?" tanong ni Julio.

"Itago mo lang d'yan. Malay natin? Baka isang araw, sa isang pagkakataong di sinasadya, e makita natin si Perla. Ibigay natin. Kahit ba hindi na Pasko, e."

Marangya ang lunsod sa bihis ng kapaskuhan. Sa radyong transistor na kalong ng isang pasahero, ang "White Christmas" ay malamyos na umiilanlang.

KABANATA **13**

# Ang mga Bantay-Salakay

*Minsan, sa Lumang Luneta, ay dalawang anino ang nagtalik sa liwanag ng buwan. Di nila alumana ang lamig ng gabi, ang sablay ng hanging-dagat, ang damuhang basa ng hamog. Mga bulong ng sumpaan, mga palad na nagdadamahan ng pag-ibig. Ngunit mayamaya'y ginambala sila ng mga bantay-salakay. Huli! Bawal! Sa presinto! At si Adan ay natakot at si Eba ay umiyak. Pinaghiwalay sila. Si Adan ay dinala sa kung-saan. Si Eba ay kinaladkad at ipinasok at ginutay sa isang guhong pabilyon ng International Fair.*

*Ito'y isa lamang sa maraming nagaganap.*

NAKADAPA SI POL SA LATAG NG BANIG SA suwelo sa makapasok ng pintuan ng entresuwelo, nagbabasa ng isang nobelang sinulat ng isang Ruso. Nakadagan ang kaṇyang dibdib sa isang libaging unan. Lagas-lagas na ang mga pahina ng pocketbook na hawak niya, tanda na ito'y dumaan na sa maraming kamay. Maghahatinggabi na at himbing na ang kanyang mga kasambahay. Tahimik sa entresuwelo, liban sa magarulgol na paghihilik ng kanyang ama. Walang silid ang entresuwelo. Ang

kanyang mga magulang saka ang dalawang kapatid na dalagita ay siksikan sa espasyong naghihiwalay sa kabahayan at sa komedor. Sa pagitan ng tulugan ng mga ito at ng kabahayan, na siyang tulugan nila ni Julio, ay isang manipis na dinding.

Isang tinig ang tumawag sa awang ng tikwasing binata.

"Pol. Pol."

"Julio?"

"Oo."

"Sandali."

Tumindig si Pol, tangan niya ang libro. Binuksan niya ang pinto at pumasok si Julio. Gulo ang buhok ni Julio, maraming hiblang naglawit sa noo. Mapupula ang kanyang mata at naglalangis ang kanyang mukha. Kalas ang tali ng kanyang sapatos na de-goma sa kaliwang paa.

"Ba't ganyan ang itsura mo?" tanong ni Pol.

Hindi umimik si Julio. Naupo siya sa isang silyang isiniksik sa isang sulok upang bigyang-puwang ang latag ng banig. Nag-alis siya ng sapatos.

Naisara na ni Pol ang pinto. Nilupian niya ang pahinang kinatigilan ng kanyang pagbabasa saka niya itinabi ang pocketbook.

"Nanakawan ako."

Naglapit ang mga kilay ni Pol. "Nanakawan ka?"

"Oo."

"Pa'no kang nanakawan?"

Kangina'y nagawi na naman siya sa bahaging iyon ng Misericordia na nababandilaan ng mga karatula sa sulat-Intsik. Hindi siya dating nilalalim doon ng gabi, ngunit kangina'y inabot siya ng pagsasara ng mga puwesto ng komersiyo at ng pagtamlay ng buhay sa mga lansangan pagkat sa bintanang kapis sa itaas ng pinid na puwesto ni Ah Tek ay lumitaw-mawala ang anino ng isang babae na sa hugis at sa taas ay waring kay Ligaya. Anino, anino lamang, ngunit natatandaan natin maging ang hugis ng anino ng isang mahal sa atin. Sa kabilang nayon ay may isang malinaw, mababaw, mabatong ilog at doo'y malimit maglaba si Ligaya at doo'y malimit niyang bantayan si Ligaya at sa tubig ay kanyang sinasalamin ang balik ng larawan ni Ligaya. At sa mamuti-muting aplaya, habang hinihintay niya ang sandali ng lunsad ng kanyang sasamahang bangkang-pangisda ay naging libangan niya na iguhit sa buhangin, sa pamamagitan ng kanyang daliri, ang aninong iyon na mahal sa kanya. Sisimulan niya sa arko ng ulo, isusunod ang palas na noo, isusunod ang palalim na kudlit ng mata, isusunod ang tikwas at tapyas ng ilong, isusunod ang hiwa ng bibig, at tatapusin sa balantok ng baba. Anino, anino lamang, ngunit hindi niya maipagkakamali sa iba si Ligaya kahit sa anino lamang.

Nakatingin siya sa aninong iyon sa kapis na bintana nang biglang may tumapik sa kanyang balikat. Napapitlag siya.

"Bakit? Ano'ng tinitingnan mo ro'n?"

Isang malaking lalaki na hindi niya kilala. Maluwang ang bibig, dapa ang ilong, ang nguso'y natatakpan ng makapal na bigote. Kremang polosert at pantalong kulay kape. Mga apatnapung taon.

"Anong tinitingnan mo ro'n?"

"'Ala ho."

"Anong wala? Bakit, sira ba'ng ulo mo? Kangina ka pa tingin nang tingin do'n, ngayong tinatanong ka, sasabihin mong wala. Kangina pa kita minamataan, baka akala mo. Naro'n lang ako sa tindahang 'yon. Balak mong akyatin 'yang bahay na 'yan, ano?"

"Hindi ho."

Tinantuan siya ni Bigotilyo. "Hoy, huwag mo 'kong gaguhin, ha?" Dinukot nito ang pitaka at ipinakita kay Julio ang tsapa. "O, pulis! Tingnan ko'ng sedula mo."

Nakatingin lamang si Julio kay Bigotilyo.

"Tingnan ko'ng sedula mo!"

"'Ala ho, e."

"Bakit wala?"

"Ala ko, e."

"Kahit ID."

Dinukot ni Julio sa bulsa ang kanyang lumang talaarawan. Ang panloob na mukha ng takip niyon ay nagsisilbing talaan ng pagkakakilanlan sa kanya. Naroon ang kanyang pangalan at ang lalawigan, bayan at nayong pinagbuhatan niya. Nakaipit sa

mga pahina ang kaisa-isang sulat na tinanggap niya mula kay Ligaya nang kararating nito sa Maynila, ang sobre ng perang ukol kay Perla, saka ang kanyang pera na binubuo ng dalawang lilimahin at tatlong mamiso.

Kukunin muna sana niya ang mga nakaipit sa talaarawan bago niya ibigay iyon kay Bigotilyo, ngunit mabilis na nadaklot nito iyon sa kanyang kamay.

"Tingnan ko."

Nakasungaw sa talaarawan ang gilid ng mga tiklop na sobre at gayundin ang mga pera.

"Nasaan dito'ng ID mo?"

Binuklat niya sa takip ang talaarawang hawak ni Bigotilyo.

"Ito ba? Hindi ID 'to."

"'Yan lang ho, e."

"Bagansiya ka! Sumama ka sa 'kin."

"'San ho?"

"Saan pa? Di sa presinto."

Hinawakan siya nito sa braso. Lumaban siya sa batak nito.

"Lumalaban ka?"

"Hindi ho."

"E, ba't ayaw mong sumama nang mahusay?"

"'Ala naman ho akong kasalanan, e."

"Bagansiya! Alam mo ba'ng ibig sabihin no'n?"

"Hindi ho."

"Do'n mo malalaman sa presinto. Halika."

Lumakad sila. Pigil siya ni Bigotilyo sa braso.

"Akina na ho 'yong diary ko."

"Hindi maaano 'to. Ibabalik ko sa iyo pagdating natin sa presinto."

"Kahit ho 'yong mga nakaipit."

Biglang tumigil ng paglalakad si Bigotilyo at hinarap siya.

"Ano'ng sinabi mo? Diskump'yado ka, ha? E, kung bulusukan kaya kita sa dibdib?"

Nagpatuloy sila ng paglalakad.

Sa tapat ng isang restawran ay muling tumigil si Bigotilyo. Binitiwan siya nito.

"Dito ka muna, ha? Sasaglit lang ako sa comfort room. Huwag kang aalis dito."

Pumasok sa restawran si Bigotilyo at nawala sa likod ng isang pintong nasusulatan ng To Comfort Room. Naghintay sa labas si Julio, walang alis ang tingin sa pintong iyon. Tatlong minuto, pitong minuto, sampung minuto. Kinibutan siya ng hinala. Pumasok siya sa restawran. Sa kabila ng pintong nasusulatan ng To Comfort Room ay nakita niya ang magkatabing palikuran ng lalaki at ng babae. Kadatig ang kusina, at dito'y may isang pintong palabas sa isang eskinita.

Nag-alangan siyang buksan ang palikurang para sa lalaki. Kapag nagkataong nasa loob pa si Bigotilyo, tiyak na magagalit sa kanya. Ngunit pagkuwa'y bumukas ang pintong iyon at isang matandang lalaki ang lumabas. Wala nang iba pang tao sa loob.

Mabilis na lumapit siya sa Pilipinong katulong ng kusinerong Intsik.

"Umalis na ba 'yong kasama ko?" tanong niya.

"Sinong kasama?"

"Pulis."

"Wala akong nakikitang pulis."

"Hindi s'ya nakauniporme. Mataas s'ya, me bigote."

"Baka 'yong lumabas d'yan kangina."

Sinugod niya ang pintong iyon. Madilim ang eskinita, liban sa ilang bahaging hiwa-hiwa ng liwanag na pumupuslit mula sa siwang ng mga bintana at mga pinto. Nakabanaag siya ng isang lalaking naglalakad at hinabol niya. Hindi si Bigotilyo.

Pumasada siya, balik-balik at sikut-sikot sa mga kalye at mga eskinitang malalapit sa restawrang iyon. Wala, wala si Bigotilyo.

"Kung nakita ko s'ya," sabi ni Julio kay Pol, "baka nagkamatayan kami. Hindi bale 'yong pera ko, pero 'yong para ke Perla, saka 'yong sulat sa 'kin ni Ligaya . . . . Pero di ko malilimutan ang pagmumuk'a n'ya. 'Wag s'yang 'papakita sa 'kin."

# KABANATA 14

# Sa Bawat Latay

*Sa bawat latay, kahit aso'y nag-iiba. Sa unang hagupit, siya'y magtataka. Sa ikalawa, siya'y mag-iisip. Sa ikatlo, siya'y magtatanda. At sa ikaapat, humanda ka!*

SIYA AY HINDI NA ANG DATING SIYA.

Manalamin ka sa kanyang mukha, manalamin ka nang matagal, at makakasalamin ka ng poot. Titigan mo siya sa mga mata, titigan mo nang matagal, at makakabanaag ka ng kislap ng balasik. Masdan mo ang kanyang mga kamay, masdan mo nang matagal, at makikita mo ang pagkuyom hanggang magsiusli ang mga buto sa mga kamao na wari bang ang mga iyon ay naghahawak ng mga kasalanang nais durugin ng mga palad.

Siya ay hindi na ang dating siya. Ang dati'y isang maamong tupa ay naging isang mabangis, ulol na aso.

Dati, sa umaga'y magbibihis na siya at aalis sa paalam na siya'y maghahanap ng trabaho. Masigla siya tuwing umaga, na tila ba ang bawat umaga ay nangangako ng panibagong pag-asa. Ang panlulumo

niya ay sa pag-uwi na lamang, sa pag-uwi nang bigo sa kanyang pakay. Ngunit ngayo'y hindi na siya umaalis upang manalisod ng kapalaran. Ang hinaharap niya ngayon pagkagising ay ang paglalampaso ng suwelo. Nakikitira lamang siya rito, at bagamat siya ay hindi na ang dating siya ay nasa kanya pa rin ang diwa ng pakikisama.

Sa harap ng entresuwelo, sa ibayo ng daan, ay isang barberya. Sa mga araw na sila'y walang trabaho, si Pol ay madalas na nakababad sa barberyang iyon. Nakikibasa ng diyaryo, nakikipag-ahedres, nakikipaghuntahan. Manakanaka ay naroon din si Julio, nakikinig ng huntahan, nagmimiron sa ahedres kahit hindi niya iyon naiintindihan.

Nagmimiron si Julio sa ahedres nang mangyari na siya'y matapakan sa paa ng isa pang miron, isang lalaking kung tawagin sa barberya ay Toro. Magkakatawan sila ni Toro ngunit mas mataas ito sa kanya. Walang sali-salita, isinalya niya si Toro'at ito'y tumapon at bumagsak nang paupo sa gilid ng kanal. Tigil ang gupitan, tayuan ang mga nakaupo sa bangko at sumabog ang mga piyesa ng ahedres.

Tumayo si Toro, nakangisi sa kanyang pagkakatingin nang pasalok kay Julio, walang takot at pagkapahiya sa nangyari.

"Bagsik mo naman, tso," sabi ni Toro. "Na'apakan ka lang naman, a. At di ko naman sinadya."

Nakatingin lamang kay Toro si Julio, walang imik, handa at naghihintay. Si Pol ay nakapanood sa dalawa, panatag sa kanyang pagkakasandal sa dinding ng barberya.

"Sige, away kayo," sabi ng isa. "Init lang 'yan. Pasingawin n'yo. Isport lang."

"Sige, isport lang," sabi ni Toro.

Naghubad ng polosert si Toro at gumitna ng kalsada. Nakasunod ang tingin ni Julio. Sa pagkakasandal ni Pol sa dinding ng barberya ay nagsindi siya ng sigarilyo.

"O, ano?" sabi ni Toro kay Julio.

Hindi tuminag sa kinatatayuan si Julio.

"Ayaw mo ba?" tanong ni Toro.

Mula sa mukha ni Toro, ang tingin ni Julio ay unti-unting bumaba hanggang sa ang nakikita niya ay hindi na si Toro bagkus ay ang kanyang mga paa. Kasabay ng pagbaba ng kanyang tingin ay nagsiluwag ang pagkakadakot ng kanyang mga kamay.

Umalis sa kinasasandalan si Pol.

"Ayaw mo pala, e," sabi ni Toro sa himig na walang panunuya ngunit may panghihinayang.

"Kamay na lang kayo," sabi ni Pol. "Hindi takot sa away 'tong kaibigan ko, kaya lang e naisip n'ya na katarantaduhang mag-away kayo sa gano'ng bagay lang. Kamay na lang kayo."

Handa agad na makipagkamay si Toro, ngunit kinailangan pang itaas ni Pol ang kamay ni Julio upang maganap ang pagkakamay ng dalawa.

"Isang araw, toma tayo," sabi ni Pol kay Toro. "Sa bote kayo maglaban."

"Areglado," sabi ni Toro.

Nagyaya nang umuwi si Pol.

Sa entresuwelo, wala pa ring imik si Julio. Hindi siya makatingin kay Pol.

"Wala kang dapat ikahiya," sabi ni Pol. "Alam kong hindi ka natakot kay Toro."

"Nabigla ako nang matapakan n'ya 'ko. 'Ala sa lo'b ko, basta ko na lang s'ya naitulak."

"Malaki na kasi ang galit mo kaya masaling ka lang e sumisipa na'ng kalooban mo. Ewan ko kung alam mo, pero mula no'ng mawala ang diary mo at ang mga naro'ng mahalaga sa iyo, malaki'ng ipinagbago mo. Kaya kangina, kung natuloy ang away n'yo, talagang pababayaan ko lang. Baka makabuti sa iyo 'yon. Tutal, 'ka ko, e hindi naman siguro kayo magkakamatayan. Kilala ko si Toro. Maginoong tarantado 'yon. Isport sa away. Pag suntukan, suntukan lang. 'Tapos, kamay. Mabukulan ka, maputukan ng nguso, ilang araw lang, magaling na 'yon. Nangyayari sa 'kin 'yan, e. Kapag aburidung-aburido 'ko sa buhay, kapag may malaking galit ako, naghahanap ako ng away. Kung sino'ng makaaway ko, sa kanya ko ibubuhos ang galit ko. Pagkaraan, hindi na 'ko galit sa kanya. At magaan-gaan na'ng pakiramdam ko. Ewan ko kung nakukuha mo'ng ibig kong sabihin."

Dumating si Kadyo isang araw. Maganda ang balita nito. Gagawa sila ng isang lotus pond sa bakuran ng isang malaking bahay sa West Triangle sa Quezon City.

"Mga ilang araw naman kaya 'yon, 'pare?" tanong ni Pol.

"Para tumubo naman nang konti, dapat e hindi lumampas ng sambuwan."

"Sana, 'pare, e s'wertihin kang makatanggap ng malaking kontrata para sumari-sariwa naman tayo. Gusto kong makapag-aral na uli sa susunod na pasukan. Nasasayang ang araw."

"Merong mga t'yempo na dapat e nakahawak ako ng malaking kontrata. Isa lang ang nagiging problema."

"Ano?"

"Hindi pa 'ko magaling tumingin at sumukat ng plano, 'pare. Mahirap talaga 'yong di ga'nong nakapag-aral."

May trabaho na naman sila, ngunit ang balitang ito ay tinanggap ni Julio nang walang tuwa, na tila ba ngayo'y wala nang pagkakaiba sa kanya may trabaho man siya o wala.

Sa trabaho nila sa West Triangle ay singko ang bigay sa kanya ni Kadyo at kay Pol naman ay sais singkuwenta. Ang kalahati ng kanyang kita, gaya ng dati, ay ibinibigay niya sa ina ni Pol. Inabot sila roon nang mahigit na isang buwan pagkat pinagawa pa sila ng groto ng Mahal na Birhen sa hardin pagkaraang mayari nila ang dalawang lotus pond.

Nang sila ay wala na namang trabaho, isang umaga ay nasa Abenida Rizal si Julio, nakikipagtawaran sa

isang Batangueño na nagtitinda ng sarisari sa bangketa. Layter. Bolpen. Gora. Salamin sa mata. Tali ng sapatos. Gunting. Pitaka. Sinturon. Pulseras. Cufflinks. Panggupit ng kuko. Tiyani. Labaha. Panungkit ng tutuli. Matang-kambing. Ngunit hindi ang alin man sa mga ito ang tinatawaran niya. Iyo'y isang nikilado, pinduting lansetang yari sa Alemanya. Limang pulgada ang haba ng talim niyon na umiigkas na palabas sa isang pindot sa buton. Iyon, ayon sa tindero, ay sintalim at sintigas ng de-abanikong lanseta ng Batangas. Tumatalab at lumalagos sa sampera.

"Magkano ba talaga?"

"Disisais, tapat na."

"Sampu na lang."

Pababa nang pababa ang turing ng tindero at pataas nang pataas ang tawad ni Julio hanggang sa sila'y magkita sa trese pesos.

At siya'y muling naglayag sa kalunsuran. Lagi niyang dala ang nikilado, pinduting lanseta. Ngunit ngayon, ang paglalayag niya ay may tuwirang layon. Kinikilala niya ang bawat mukhang masayaran ng kanyang tanaw. Nilalapitan niya at sinisino ang bawat lalaki na kanyang makitang may bigote, naka-khaki, may tanso sa dibdib, may baril at may batuta sa tagiliran. Madalas ay nakatayo siya sa tarangkahan ng presinto ng pulisya sa may Central Market. Sinasala niya ng tingin ang mga nagdaraan. Ang kanang kamay niya, samantala, ay nakadukot sa kanyang bulsa, mahigpit na hawak sa loob ang kanyang nikilado, pinduting lanseta.

KABANATA **15**

# Ang Lipunan at si Magdalena

*Siya ay naroon at sila'y nakaismid sa kanya pagkat siya ay naroon. Hindi nila alam kung bakit siya naroon.*

*Hindi sila marunong mag-usisa, hindi sila marunong umunawa, hindi sila marunong dumamay, at lalong hindi sila marunong magpatawad.*

*Ang tanging alam nila ay mamukol ng bato.*

NAGKITA SILA NI IMO ISANG HAPON.

Nasa Quezon Boulevard siya, sumusunod sa isang lalaking naka-khaki, may baril at may batuta sa tagiliran. Nilampasan niya ito saka niya nilingon. Walang bigote. Tumigil siya at tumayo sa tabi ng isang tindera ng sigarilyo sa bangketa.

Isang tikom na kamao ang mahinay na bumulusok sa kanyang sikmura at siya'y nagitla. Pagdaka'y nahugot sa bulsa ang kanyang kamay, hawak ang pinduting lanseta. Ngunit bago niya napaigkas ang talim niyon ay nakilala niya si Imo. Napaurong si Imo, nakatingin sa hawak niya.

"Julio! Ano ka ba? Sasaksakin mo ba 'ko?"

Ibinulsa niya ang lanseta.

"Ginulat mo 'ko," sabi niya.

"Bakit, may atraso ka ba?"

Hindi siya umimik.

"Ganyan ang may atraso," sabi ni Imo. "Makanti lang, nakabunot na ng armas. Ano'ng atraso mo?"

Hindi niya sinagot iyon at iniwasan ang iba pang tanong na may kaugnayan sa kanyang lanseta. Kumustahan sila ni Imo. Maputi ngayon si Imo. Nakakamisadentro at de-kurbata ito, tulad noong huling magkita sila may pitong buwan na ang nakalilipas. Nagyaya sa restawran si Imo at siya ay sumama. Umorder si Imo ng serbesa at pulutang chicken ala king. Nasa mezzanine sila. Malapit nang burahin ng Abril ang Marso, isang impiyerno ang lunsod, at luwalhati ang mapasok sa isang restawrang tigib ng lamig ng air-conditioner.

Ibinalita ni Imo, nang kusa, kay Julio ang kasalukuyang kalagayan niya sa kanilang opisina. Pirmihan na siya. Tres siyentos beynte na ang sahod niya, at may higing na nakatakda nang taasan pa siya. Magaling ang kanyang ipinamamalas na trabaho. Lahat, bilib. Napapakinggan ba ni Julio sa radyo ang ganito at ganoong jingle? Likha niya ang mga iyon. Nakita na ba ni Julio sa TV ang ganito at ganoong anunsiyo? Likha rin niya ang mga iyon. At marami pa.

"Ikaw, saan ka nagtatrabaho ngayon?"

"'Ala."

"Pa'no ka nabubuhay?"

"Nakakatarbaho rin paminsan-minsan."

"Sa construction din?"

Tumango si Julio.

"Sina Omeng, kumusta?"

"Ewan. Matagal nang di ko sila nakikita."

Umorder ng dalawang bote pa si Imo.

"Nabalita'n mo ba'ng nangyari ke Atong?" tanong ni Julio.

"Mabuti't nabanggit mo 'yan. Kelan ko lang nalaman. At alam mo kung sino'ng nakapagbalita sa 'kin?"

"Sino?"

"Kilala mo ba 'yong kapatid ni Atong?"

Nahinto sa kalagitnaan ang pagdadala niya ng baso sa kanyang bibig.

"Si Perla?"

"Pa'no mo siya nakilala? Naisama ka rin ba ni Atong sa kanila?"

"Oo. Nagkita kayo ni Perla?"

"Kelan lang. Sa kanya ko nga nalaman 'yong nangyari kay Atong saka 'yong nangyari sa tatay niya nang magkasunog sa kanila."

"Sa'n kayo nagkita ni Perla? Nasa'n daw s'ya ngayon?"

"Na kay Aling Etang siya, sa Makati, kung alam mo 'yon."

"Bakit, ano 'yon?"

"'Yon lang, di mo alam? Putahan. Hindutan."

Natunganga si Julio. Tumawa si Imo.

"Hindi ka makapaniwala, ano? Na 'yong hinhin na 'yon ng kapatid ni Atong e naro'n sa hindutan. Pero naro'n. Ang gulat ko rin, e . . . . 'Kala ko nga no'ng primero, hindi siya. 'Ka ko, kamukha lang siguro. Pumunta ka ro'n minsan. Hindi ka naman maliligaw. Alam 'yon ng kahit sinong taxidriver. May beynte pesos ka lang, p'wede na. Dose sa kantot, otso sa toma."

Pagkuwa'y tigatlong bote na sila at itinanong ni Imo kung gusto pa ni Julio. Umiling si Julio. Tinawag ni Imo ang serbidora. Naglabas ng pambayad si Imo sa paraang makikita ni Julio ang kapal ng pera sa kanyang pitaka. Tiklop na ang pitaka at akmang isasaksak na nito iyon sa bulsa nang bigla itong may magunita. Isang tarheta ang dinukot ni Imo sa pitaka.

"Eto nga pala, o. Tarheta ko sa opisina. Isang araw, tawagan mo 'ko."

Naghiwalay sila pagkababa nila ng restawran. Nag-abang ng masasakyan si Julio.

Sa Dos Castillas, si Pol ang nagbukas ng pinto ng entresuwelo. Ngumunguya si Pol.

"Amoy tsiko ka, a," sabi ni Pol.

"Me nakatagpo akong kakilala. Pinainom ako."

"Halika. Kauumpisa pa lang namin. Tamang-tama ang dating mo."

"Kumain na 'ko."

"Sa'n?"

"Pinakain ako n'yong nagpainom sa 'kin."

Pagkuwa'y oras na ng pagpapahingalay. Nakahiga si Julio sa latag ng banig at si Pol ay nakadapa. Nakatingin sa kisame si Julio at si Pol ay sa librong binabasa.

"Alam mo ba 'yong Aling Etang sa Makati?" tanong ni Julio.

"Ha?"

"Aling Etang daw, sa Makati."

"Aling Etang?"

"Oo."

"Ano 'yon? Tindahan ba 'yon o ano?"

"Hindi. Oo, parang tindahan na nga."

"Ng ano?"

"Ng babae."

"A, 'yon ba? Narinig ko na 'yon pero di pa 'ko napupunta ro'n. Bakit?

Naantala ang sagot ni Julio.

"Naro'n daw si Perla."

"Si . . . si Perlang kapatid ni Atong?"

Tumango si Julio.

Tunganga si Pol.

Bumangon si Pol, tuloy salampak. Hindi na niya hawak ang libro.

"Totoo ba 'yon?"

"Sabi."

"Sino'ng maysabi?"

"'Yong nagpainom sa 'kin kangina."

"Sino 'yon?"

"Dati naming kasamahan sa Isa'c Peral. Napunta na rin s'ya kina Perla no'ng buhay pa si Atong kaya kilala n'ya. Naik'wento ko na s'ya sa 'yo. S'ya 'yong 'ka ko sa 'yo'y sin'werting mapasok sa opisina."

"Baka naman binobola ka lang?"

"Hindi. Ke Perla pa nga raw n'ya nala'n 'yong nangyari ke Atong saka 'yong nangyari ke Mang Pilo. Gulat nga raw n'ya, e. 'Kala nga raw n'ya no'ng primero, hindi si Perla, kamuk'a lang."

"Kinuha raw ba niya si Perla?"

"Anong kinuha?"

"Ipinasok sa k'warto. Putang-ina n'ya kung ginawa niya 'yon. Kapatid ng dating kasama n'ya e tataluhin n'ya. Kinuha raw ba n'ya?"

"Hindi n'ya sinabi kung kinuha n'ya. Pero nagkausap sila."

"Ano raw ang sabi ni Perla? Ba't daw siya napunta ro'n?"

"'Ala ring sinabi si Imo tungkol do'n."

"Sinong Imo?"

"'Yon nga. Imo'ng 'alan n'ya."

Natahimik sila.

"Minsan, puntahan natin," sabi ni Julio.

"Si Perla?"

"Oo."

"Sira ba'ng ulo mo? Puntahan natin 'yon do'n e di napahiya 'yon!"

Tumayo si Pol. Sinipa niya sa isang tabi ang librong kangina'y kanyang binabasa.

"Putang-ina . . .!"

Pagkuwa'y pinatay na ni Pol ang ilaw. Nahiga siya.

Sa may kalahating oras na nagdaan ay wala silang imikan.

"Kasalanan ko'ng nangyari sa kanya," sabi ni Pol.

"Ba't kasalanan mo?"

"May malas ako sa babae. Parang masama 'yong magkagusto 'ko at tapos e hindi ko naman liligawan. Napapahamak. Pangatlo na si Perla. Hindi naman ako mapamahiing tao. Ewan kung ba't nagkakagano'n. Pag nagkagusto na kasi 'ko, mas naiisip ko na gutom lang

ang aabutin n'ya sa 'kin kaya mas mabuting mapunta na siya sa iba. Una, modista. Nang atrasan ko, naligawan ng isang ahente ng patis. Nadale naman. E, may asawa pala at mga anak ang lintik. Binuntis lang siya at iniwan. 'Tapos, titser. Atras din ako gayong kursunadang-kursunada ko. E, kursunada rin pala ng isang pasiga-siga. Minsan, inabangan. Tinangay. Napilitang pakasal. Nasa Q.I. ngayon, na-TB sa kunsumi at sa gulpi. 'Tapos, si Perla. Hindi ko pa kasi tinuluyang ligawan, e. Pinabayaan ko. Kung hindi ko s'ya pinabayaan, hindi s'ya magkakagano'n. Kahit ganito lang ako, matutulungan ko s'ya para hindi s'ya magkagano'n."

## KABANATA 16

# Siya'y si Ligaya

*Sa isang panahon ng kanyang buhay ay sasapit sa kanya ang ganitong paglilimi: Ligaya? Ito baga'y ano?At mapagkukuro niya: A! ito'y wala liban sa aking pangalan.*

NAGKITA SILA KUNG KAILAN HINDI DAPAT asahang sila'y magkikita.

Tanghali at nakatayo siya sa bukana ng tarangkahan ng Presinto 2, minamasdan niya sa mukha ang bawat lalaking magdaan, naka-khaki man o hindi, nang mahagip ng kanyang tingin ang babaing iyon. Hinabol niya ng tingin ang babae, tinanaw sa ulo, sa balikat, sa balakang, sa binti, pinanood ang mga hakbang at mga imbay. At kasabay ng pagkawala nito sa baha ng mga naglalakad, siya'y kumilos, patakbong humabol, at nagkasanggi-sanggi siya sa mga balikat.

Nilampasan niya ang babae. Nilingon niya. Napatingin sa kanya ang babae, at sa iglap ng pagtatama ng kanilang tingin ay kapwa sila namulagat at napatda.

Si Ligaya ang unang nakapagsalita.

"Ba't narito ka?"

"Matagal na kitang hinahanap."

Tinginan. Tahimik na tinginan. Pagkuwa'y luminga-linga si Ligaya. Kumapit ito sa bisig ni Julio.

"Huwag tayo rito mag-usap," sabi ni Ligaya.

Ngayo'y magkatabi na sila sa pinakadulong mesa sa isang makitid, pahabang restawran, ligtas sa maraming mapanuring mata. Hindi nila masabi-sabi ang kanilang gusto at ang serbidora'y nakasimangot na. Ngunit pagkuwa'y nasabi rin nila ang kanilang gusto. Tig-isang hiwa ng bibingkang malagkit, at tsa para kay Ligaya, pineapple juice para kay Julio.

"Ano'ng nangyari sa 'yo?" tanong ni Julio.

Umabot ng serbilyeta si Ligaya. Nilukot nito iyon at idinampi sa sulok ng mga mata. Sumipsip ng luha ang serbilyeta. Kayputla ni Ligaya. Ang pisngi niya, kung susugatan, ay waring hindi dudugo. Ang mga palad niya ay tila galing sa matagal na pagkakahawak sa yelo. Mamad ang kanyang labi at mangitim-ngitim ang paligid ng kanyang nanlalalim na mga mata. Maaari siyang pumikit sa loob ng kabaong at walang mag-aakalang siya'y buhay pa.

"Satanas pala 'yong babaing 'yon," sabi ni Ligaya.

"Sino?"

"Si Misis Cruz. Dinala n'ya 'ko sa isang malaking bahay. Ewan kung saan 'yon. Maluwang 'yong bakuran. Mataas ang pader. Maraming puno. May

g'wardiya sa tarangkahan. Kakausapin daw namin do'n 'yong manedyer ng pabrikang pagtatrabahuhan ko. Nang nasa loob na kami, nakipag-usap si Misis Cruz sa isang babaing mukhang mangkukulam. 'Tapos, pumasok kami sa isang . . . parang opisina. Hintayin na raw namin do'n 'yong manedyer. May nagdala sa 'min ng inumin. Orange. Hindi ko pa napapangalahati, nahilo na 'ko. Nakatulog ako. Nang magising ako, nasa k'warto na 'ko. Sa kama. Wa . . . wala akong damit! At may . . . may katabi 'kong Intsik!"

Umabot uli ng serbilyeta si Ligaya. Nag-ibang kulay ang serbilyeta nang madampi sa kanyang mata.

"Mahigit na dalawang buwan ako sa bahay na 'yon. Tatlong beses isang linggo, pinupuntahan ako ro'n n'yong Intsik. Marami pala kami ro'n. Hindi ko sila nakikita dahil kulong ako sa k'warto, pero alam ko. Ang k'warto, parang bahay ng posporo. Maski magsisigaw ka, hindi ka maririnig sa labas. Pero nagkakaulinigan ang magkakatabing k'warto. Kung minsan, nakakaulinig ako ng tili, ng iyak.

"Isang araw, sabi sa 'kin n'yong Intsik, s'werte raw ako sa lahat ng babae ro'n dahil alaga n'ya 'ko. Hindi ko raw siguro alam, pero bumabayad daw s'ya nang malaki para hindi ako ibigay sa ibang lalaki. Kasi raw, gusto n'ya 'ko. Ang mga kasamahan ko raw, gabi-gabi, iba-ibang lalaki, tatlo-apat gabi-gabi. Saka ako lang daw sa mga naro'n ang hindi tinuturukan ng morpina. 'Yon daw, utang ko rin sa kanya. Sinabi n'ya kung ano'ng mangyayari sa 'kin pag ako'y naturukan ng morpina. Ilang beses lang

daw, magiging sugapa na 'ko ro'n. Hahanapin ko na. Mamamayat daw ako, magkakasakit. Pag daw hindi ako binigyan ng morpina, mahihirapan ako hanggang sa maloka 'ko. Kaya lahat daw ng ipagawa sa 'kin, susundin ko dahil pag hindi, hindi ako bibigyan ng morpina. Ihaharap daw ako sa maraming lalaki saka ako pagsasayawin nang walang damit. Pagkakatuwaan daw ako n'yong mga lalaki. Hali-haliling gagamit sa 'kin habang nanonood 'yong iba. Lahat ng kababuyan, gagawin daw sa 'kin. Ayaw raw n'yang mangyari sa 'kin 'yon. Kasi nga raw, gusto n'ya 'ko. Pero malaki na raw ang nagagastos n'ya kaya balak n'ya, bitiwan na 'ko. At oras na bitiwan n'ya 'ko, t'yak daw na mapapaparis ako sa mga kasamahan ko. Kaya kung gusto ko raw, kukunin n'ya 'ko ro'n. Malaki raw ang ibabayad n'ya pero hindi bale dahil isang gastos na lang. Sumama raw ako sa kanya. Patay na raw ang asawa n'ya. Pakakasalan daw n'ya 'ko. Pero kailangang sundin ko raw ang lahat ng gusto n'ya dahil pag hindi, ibabalik n'ya 'ko ro'n. Payag daw ba 'ko? Magpasiya na raw ako dahil hindi na s'ya babalik do'n. 'Ka ko, walang'ya s'ya. Demonyo s'ya.

"Habang minumura ko s'ya, walang kibo. Nang mapagod ako sa kamumura, tinawag n'ya 'yong babaing katiwala ro'n, 'yong mukhang mangkukulam. Nag-usap sila. 'Tapos, inilabas nila 'ko ng k'warto. Sa isang k'warto, ipinakita nila sa 'kin 'yong isang babaing tinuturukan ng morpina. Sa isa pang k'warto, ipinakita sa 'kin kung pa'no naghihirap pag hindi binigyan ng

morpina. Nakakaawa 'yong babae. Nagmamakaawa. Namimilipit at ngumangalngal sa hirap.

"'Tapos, sa isa pang k'warto, may sekretong silipan. Pinasilip ako. 'Yong babaing nakita ko, parang lasing. Siguro, sa morpina. Binababoy s'ya ng dalawang lalaki pero payag lang s'ya. 'Yong isa, inaano s'ya sa ano n'ya. Tapos, 'yong isa pa, inaano s'ya sa . . . sa ano, sa bibig n'ya. 'Yong iba, nanonood. Nagtatawanan. Nagsisigawan."

Tumigil ng pagsasalaysay si Ligaya. May hilakbot sa kanyang mukha at sindak sa kanyang mga mata, na tila ba ang mga sinasabi ay tunay na nagaganap ngayon, nakikita ng kanyang mga mata, at hindi isang nakakikilabot na alaala lamang.

"Sa takot ko at sa kagustuhan kong makaalis sa bahay na 'yon, napilitan akong sumama ro'n sa Intsik. Mabait s'ya sa 'kin. Lagi n'ya 'kong inaamo. Ibinili n'ya ko ng mga alahas, damit, sapatos at iba pang kailangan ko. Pero hindi n'ya 'ko pinalalabas ng bahay. Pag aalis s'ya, kinukulong ako sa k'warto at pinababantayan do'n sa kanyang pamangking lalaki. Bibigyan lang daw n'ya 'ko ng laya pag napatunayan kong wala na sa isip ko ang pagtakas. Kasi, ilang beses kong tinangkang tumakas. Lagi naman akong nahuhuli. At tuwing mahuhuli 'ko, nagiging parang . . . parang demonyo s'ya. Sinasampal ako, sinisipa, sinasakal. Kung ano'ng mahawakan n'ya, ipinapalo sa 'kin. Pero pagkatapos, mabait na naman s'ya. Aamuin na naman ako. Bibigyan ng kung anu-ano."

Umabot uli ng serbilyeta si Ligaya.

"Pinakasalan ka ba n'ya?" tanong ni Julio.

"Hindi. Pero mabuti nga, gano'n. Ayokong maging asawa s'ya."

Natahimik sila. Nakatingin si Julio sa mga kamay ni Ligaya. Sa kanilang mesa, ang kanilang order ay hindi nagagalaw.

"Sa'n kayo nakatira?" tanong ni Julio.

"D'yan lang . . . sa Misericordia."

"Do'n ke . . . do'n ke Ah Tek?"

"Ba't alam mo?"

Si Julio naman ang nagsalita nang nagsalita at si Ligaya ang nakinig. Inilahad ni Julio ang buong kasaysayan ng kanyang mga hirap sa paghahanap.

"Si Ah Tek ba mismo 'yong Intsik na sinasabi mo?" tanong ni Julio.

Tumango si Ligaya.

"S'ya 'yong nakausap ko? 'Yong kurap nang kurap?"

Tumango uli si Ligaya. Saglit na nawalan sila ng imik.

"Kumusta sila ro'n sa probins'ya?" tanong ni Ligaya.

Sinabi ni Julio ang kalagayan ng mga magulang ni Ligaya nang ang mga ito'y makausap niya bago siya lumuwas sa Maynila.

"Nakasulat na 'ko nang tatlong beses sa kanila," sabi ni Ligaya. "Pinadalhan ko rin sila ng pera. Hindi ako pinahahawak ng pera ni Ah Tek, pero binigyan n'ya 'ko nang sabihin kong gusto kong magpadala ng pera sa probins'ya. Sa sulat, wala akong ipinagtapat. Basta sabi ko, mabuti'ng kalagayan ko. Para di sila mag-alala. Hindi ko rin ipinaalam sa kanila kung sa'n nila 'ko masusulatan. Ayokong masulatan nila 'ko. Hindi ko masasagot ang mga itatanong nila."

"Ba't nakalabas ka ngayon?"

"Nakalalabas na 'ko, may tatlong buwan na."

"'Ala ka nang balak na umuwi?"

"Nasa isip kong lagi 'yan."

"Ba't di ka umuwi? Nakalalabas ka na. Kung gugustuhin mong umuwi, magagawa mo na."

"Hindi ko p'wedeng iwan ang beybi ko."

Nakabitiw sa pagkakahawak sa gilid ng mesa ang kamay ni Julio.

"Maganda'ng beybi ko. Babae. Kahit singkit, mas ako ang kamukha."

"Ilang buwan na?"

"Apat. Alam ni Ah Tek na hindi ko kayang iwan ang beybi ko kaya pinapayagan n'ya 'kong lumabas. Alam n'ya na habang naro'n ang beybi ko, babalik at babalik ako ro'n."

"Ba't di mo itakas pati ang beybi mo?"

"Mahirap. Sinubok ko na, nahuli 'ko. Muntik na 'kong patayin ni Ah Tek. Pag inulit ko pa raw 'yon, papatayin na n'ya 'ko talaga. May yaya kasi ang beybi ko, Tsina, kaya mahirap itakas. Do'n s'ya natutulog sa silid ng kanyang yaya."

"Subukin mo 'li. Kung gusto mo, mam'yang gabi. Dalawa tayong uuwi."

"Baka patayin ako ni Ah Tek."

"Kung talagang ayaw mo ro'n, susubukin mo nang susubuking tumakas ano man ang mangyari."

"Hindi mo kasi alam kung pa'no magalit si Ah Tek."

"Pag handa na 'kong magpakamatay sa gusto ko, 'alang k'wenta lahat 'yon."

"Kawawa'ng beybi ko pag may nangyari sa 'kin."

"Pag 'yan ang 'lalagay mo sa isip mo, talagang di na kayo makakaalis do'n."

"Baka magkaro'n din ako ng pagkakataon."

"Kelan pa?"

"Pag tiwalang-tiwala na sa 'kin si Ah Tek."

"Baka patay ka na! Di mo ba nakikita sa salamin ang itsura mo? Sa ayos mong 'yan at di ka nakalayas do'n, baka di ka na abutin ng 'sang t'on."

"Halimbawang mailabas ko'ng beybi ko, pa'no kita makikita?"

"Kelan mo balak?"

"Basta may pagkakataon, gagawin ko."

"Hindi p'wede mam'yang gabi?"

"Titingnan ko."

"Hihintayin kita sa . . . do'n sa harap ng Arranque. Mainam do'n, kunwari e nag-aabang lang ako ng dyip. Mahirap kung tatapatan ko kayo ro'n, baka masita na naman ako ng pulis. Mga anong oras ako maghihintay ro'n?"

"Hindi sigurado mam'yang gabi."

"Titingnan nga, e. Sa makalabas kayo at sa hindi mam'yang gabi, mainam na 'yong naro'n ako."

"Mga . . . mga alas-dose?"

"Hanggang anong oras?"

"Mga . . . mga hanggang alas-tres. Sa oras na 'yon at wala pa kami, umuwi ka na."

"Kung hindi mo magawa mam'yang gabi, gawin mo kung kelan me pagkakat'on. Puntahan mo 'ko sa tinutuluyan ko. Alam mo ba'ng Dos Castillas d'yan sa España?"

Umiling si Ligaya.

"D'yan ang abang mo sa harap ng FEU. Pag nakakita ka ng dyip na me karatulang España, sumakay ka. Tagusan sa España ang Dos Castillas, p'wede kang kumanan at p'wede kang kumaliwa. Sa kanan ang pasok mo. Sa ikatlong posteng me ilaw, huminto ka. Sa tabi ng posteng 'yon, me barberya. Sa tapat na tapat ng barberya, bahay na

luma, 'alang pinta. Sa silong ng bahay na 'yon, me tatlong pinto. 'Yong pinto sa gitna, do'n ako."

"Baka hindi ko matandaan. Isulat mo."

Nanghiram ng bolpen si Julio sa serbidora at humingi ng kapirasong papel. Sa maikli, isinulat niya ang giya upang madaling matagpuan ni Ligaya ang kanyang tinutuluyan.

"Sa'n ba'ng punta mo ngayon?" tanong ni Julio.

"Sa Central Market. Ibibili ko ng baro ang beybi ko."

"Sasamahan kita."

"Huwag na. Baka may makakita pa sa 'tin na kakilala ni Ah Tek."

Hinawakan ni Julio sa kamay si Ligaya. Damahan lamang ng mga palad ngunit nagpahugos sa kanilang anyo ang dating damdamin nila sa isa't isa. At higit pa.

"Basta lakasan mo'ng lo'b mo, ha?" sabi ni Julio. "Para sa 'yo rin at sa beybi mo. Sa 'tin."

Tumungo si Ligaya. Ginamit niya ang kabilang kamay para makaabot ng serbilyeta. Mabilis na dinampi niya ang nasa mga mata bago makaagos sa kanyang mga pisngi.

Isang pisil at binitiwan na ni Julio ang kamay ni Ligaya.

Binayaran ni Julio ang hindi nagalaw na inumin at pagkain. Lumabas sila ng restawran, at

naghiwalay. Nakatayo si Julio sa bangketa sa harap ng restawran at si Ligaya ay matuling lumalayo. Makalawa siyang nilingon ni Ligaya. Hindi niya hiniwalayan ng tingin si Ligaya hanggang sa ito'y maglaho sa masalimuot na agos ng sangkatauhan.

KABANATA 17

# Tipanan sa Dilim

*Saanman, kailanman, ang tipanang lihim ay lagi nang lukob ng dilim—pagkat ito'y sabik na pag-asam na may pintig ng alinlangan.*

NASA BARBERYA SI POL, SUBSOB ANG ULO SA crossword puzzle ng *Manila Times*, kayat hindi nito napansin ang pagpasok ni Julio. Inakbayan niya si Pol at binulungan.

"Halika muna sandali."

Nag-usap sila sa labas ng barberya.

"Nagkita kami ni Ligaya."

"Ha?"

"Oo."

"Sa'n?"

"Sa me Central Market."

"O, e ano? Ano raw ang nangyari sa kanya?"

"Mam'ya ko na lang ibibida sa 'yo. Baka gahulin ako sa panahon. Samahan mo 'ko."

"Sa'n?"

"Me patatawagan ako seyo sa telepono. Di pa 'ko marunong tumawag sa telepono."

"Sino'ng tatawagan natin?"

"Si Imo."

"Bakit?"

"Uutangan ko. Baka bukas e mauwi kami ni Ligaya. Ke'langan ko'ng pera. Halika na. Sa'n ba p'wedeng makitawag? Mag-aalas-singko na. Baka makaalis 'yon sa opisina."

"Alam mo ba'ng telepono nila sa opisina?"

Ibinigay ni Julio kay Pol ang tarheta ni Imo.

"D'yan sa kanto," sabi ni Pol. "May telepono riyan."

Iyo'y isang pampublikong telepono sa isang botika. Diyes sentimos isang tawag. Dumayal si Pol. May kinausap. Pagkuwa'y iniabot ni Pol kay Julio ang telepono.

"Tinawag na," sabi ni Pol. "Hintayin mo."

Nasa linya na si Imo.

"Who is calling, please?"

"Imo, si Julio 'ko."

"Julio?"

"Oo."

"Sinong Julio?"

"'Yong nakasama mo sa Isa'c Peral."

"Aaaaa. O, kumusta?"

"Me ke'langan sana 'ko seyo."

"Ano?"

"Natatandaan mo ba si Ligaya?"

"Sino 'yon?"

"'Yong nobya kong nawala. 'Yong . . . ."

"Oo, naalala ko na."

"Nagkita kami kangina."

"O, e ngayon?"

Naantala ang sagot ni Julio. "Nakakahiya seyo."

"Bakit?"

"Kasi, baka bukas e mauwi kami ni Ligaya. Sa porbins'ya. Kulang ang pera ko. Di kakasya sa pamasahe namin. Baka 'ka ko p'wedeng mapahiram mo muna 'ko. Pagdating namin sa porbins'ya, ipadadala ko rin ka'gad seyo."

Saglit na napatid ang kanilang pag-uusap.

"Gipit din ako ngayon, e," sabi ni Imo. "Nagpatahi kasi 'ko ng dalawang terno. Malaki ba'ng kailangan mo?"

"Mga bente lang."

"Beynte?"

"Oo."

Napatid uli ang kanilang pag-uusap.

"E, pa'no ko maibibigay sa 'yo?" tanong ni Imo.

"Pa'no bang papunta r'yan?"

"Labasan na namin, e. Paalis na nga ako."

"Magkita na lang kaya tayo."

"Saan?"

"Ikaw, kung sa'n mo gusto."

"Sa harap ng Odeon."

"'Yong sine sa Abenida?"

"Oo."

"Anong oras?"

"Alas-sais."

"Sige, hihintayin kita ro'n."

"Sasama 'ko sa 'yo," sabi ni Pol nang palabas na sila ng botika. "Gusto kong makausap si Imo. May ilang bagay akong itatanong sa kanya tungkol kay Perla."

Sa pagkakatayo sa harap ng Odeon, habang hinihintay nila si Imo ay isinalaysay ni Julio kay Pol ang mga pangyayari sa buhay ni Ligaya.

"Lintik pala, ano?" sabi ni Pol.

"Payat na payat s'ya ngayon. At ang putla. Kung makikita mo, maaawa ka."

"Ano kaya, makasibat kaya sila mam'yang gabi?"

"Ewan. Pero mainam na rin 'yong me handa akong pera. Kung di man sila makalabas mam'ya, baka 'sang araw e s'wertihin silang magkaro'n ng pagkakat'on."

"Ano naman ang balak mo kung maiuwi mo sila sa probinsiya?"

"Balak na ano?"

"Balak mo pa rin s'yang pakasalan?"

"Saka ko na lang pag-iisipan 'yon. Ang gusto ko lang muna ngayon e makauwi kami."

"Sabagay, kung talagang mahal mo s'ya, bale walang lahat 'yon."

Tinanaw ni Pol ang pandinding na orasan sa Odeon.

"Alas-sais na," sabi ni Pol.

"Natrapik siguro."

Alas-sais diyes.

"Hindi ka kaya ind'yanin?" tanong ni Pol.

"Hindi naman siguro."

Alas-sais medya.

"Duda na 'ko," sabi ni Pol.

Alas-siyete.

"Halika na," sabi ni Pol. "Hindi na darating 'yong hayup na 'yon. Hindi pa niya diniretsa kangina. Kung wala, di wala. Hindi bale 'yong pagod natin, pero 'yong pagkakaloko sa 'yo. Kaibigan mo bang talaga 'yon?"

Pagkuwa'y nasa harap na sila ng FEU. Nakatungo si Julio, mandi'y wala sa loob na narito sila upang mag-abang ng sasakyan.

"Ganito na lang," sabi ni Pol. "Mauna ka nang umuwi."

"Bakit, ikaw?"

"May pupuntahan ako. Magkano'ng kailangan mo?"

"Bente."

"Hindi na kukulangin 'yon?"

"Me konti pa 'ko rito."

"Sige. Hintayin mo na lang ako sa bahay."

"Kanino ka hihiram?"

"Marami 'kong kaibigan. Kaibigan talaga, hindi gaya ng pagkakaibigan n'yo ni Imo. Maski sanlibong piso, kung talagang kailangan ko, hindi ako mapapahiya sa aking mga kaibigan."

Wala pang isang oras sa entresuwelo si Julio ay dumating na si Pol. Isinaksak nito sa bulsa ng kanyang polosert ang perang kailangan niya.

"Beynte singko 'yan. Mahirap nang kulangin ka."

"Kanino ka nakakuha?"

"Kahit kanino, pareho 'yon."

"Ipadadala ko rin ka'gad pagdating ko sa porbins'ya."

"Huwag mong intindihin 'yan. Walang k'wenta 'yan. Anong oras ang usapan n'yo?"

"Alas-dose hanggang alas-tres."

"Halimbawang makalabas sila, tuloy na kayong uuwi?"

"Dada'n kami rito para mada'nan ko'ng mga gamit ko. Kung sigurado lang na makalalabas sila, dadal'in ko na sana ngayon ang mga gamit ko."

"Tama, dumaan kayo rito. Para naman makita namin s'ya. Saka 'yong bata, hindi n'yo basta maibib'yahe 'yon. Ilang buwan na raw ba?"

"Apat."

"Nagpapasuso raw ba siya?"

"Di ko naitanong."

"Kung hindi, baka tigil na'ng gatas n'ya. Kailangan n'yo sa b'yahe ang pasusuhang bote, termo ng mainit na tubig, gatas, asukal."

"Pa'no nga kaya kung gano'n?"

"Dadaan naman kayo rito, e. Kung ano man ang kailangan n'yo sa b'yahe, maihahanda natin dito bago kayo umalis. Sa'n ba'ng sakay n'yo, kung sakali?"

"Bus hanggang Lucena. Mula ro'n, lantsa."

"Lantsa?"

"Malaking lantsa, parang bapor na rin."

Wala pang alas-onse ay umalis na sa entresuwelo si Julio at nang bumalik ay mag-uumaga na. Pinabangon si Pol ng kanyang mga tawag. Binuhay ni Pol ang ilaw. Binuksan ang pinto. Tumingin karaka si Pol sa likuran ni Julio. Nag-iisa si Julio.

"Wala?" tanong ni Pol.

"Wala."

**KABANATA 18**

# Saan sa Kaliwanagan

*Meron pa niyan, kaibigan. Niyang hinahanap mo at iniilawan ng lampara sa katanghalian. Sa ngiti ng isang sanggol. Sa pagkakapikit ng isang bangkay. Meron pa, kaibigan. Sa tao. At magkaminsan, sa lugar.*

*Alam mo ba na ang pinakamalaking punerarya ay naroon sa kalyeng ang 'ngala'y Misericordia?*

SA IKAPITONG PAGKAKATAON MULA KANGINANG manggaling si Pol sa barberya sa kabila ng daan, nahuli ito ni Julio sa kakatwang pagkakatingin sa kanya.

"Kangina mo pa 'ko tinitingnan nang ganyan, a. Ba't ba?"

"Nag-aaral ako ng mental telepathy."

"Ano 'yon?"

"'Yon? Ano . . . isang uri ng pangungulam."

Nakahiga si Pol sa upuan ng dalawang pinaglapit na silya, nakalawit sa suwelo ang kanyang mga paa. May isang oras na siya sa gayong pagkakahiga. At

kangina, sa pagkakahiga niya rito, walang abug-abog ay dinagukan niya ang dinding.

"Putang-ina . . .!"

"Ano ka ba, Leopoldo?" sinabi ng ina ni Pol. "Nasisira na ba'ng tuktok mo?"

Nagbihis si Pol pagkapananghali nila.

"Huwag kang aalis," sabi ni Pol kay Julio. "Hintayin mo 'ko. Lalabas tayo mam'ya."

"Sa'n tayo pupunta?"

"Magsisine."

"'Alang biro?"

"Wala."

"E, sa'n ang punta mo ngayon?"

"Didilihensiya ng atik."

"Kanino?"

"Sabi ko na sa 'yo, basta kailangan ko, marami 'kong p'wedeng lapitan."

Mahigit na tatlong oras na nawala si Pol. Sumisipol siya nang bumalik.

"Bihis na," sabi niya kay Julio.

Ang pinili ni Pol na panoorin nila ay isang pelikula ng mga kabalbalan ni Jerry Lewis. Sa bawat parteng nakatatawa ay tumatawa nang malakas si Pol, mga tawang mandi'y labis sa dapat niyang itawa.

Nang lumabas sila ng sinehan, ang lunsod ay nakukulayan na ng mga neon light. Bumili si Pol

ng isang kahang Salem sa isang tindera ng sigarilyo sa bangketa.

"Ba't 'yan pa?" sabi ni Julio. "Ang mahal n'yan."

"Porke ba pobre tayo, di na tayo p'wedeng tumikim ng mahal? Saka dapat, pag gudtaym, gudtaym. Larga lang. Walang tipid-tipid. Magkabaret tayo sa Grace Park, gusto mo?"

"Hindi ako marunong sumayaw."

"Sayaw? Hindi kailangan do'n 'yon. Yakapin mo'ng babae, sisirin mo sa leeg, sagid-sagiran sa hita, tapos. Kung kursunada, akyat sa tebolan. Lilis palda. Baba panti. Labas ratbu. Kalung-kalong. Bomba-bomba. Pag nakaraos, masaya na tayo. P'wede nang umuwi."

"Um'wi na lang tayo. Gusto ko'y laging nasa bahay sa gabi. Baka 'alang anu-ano'y dumating na lang do'n si Ligaya."

"Kung ayaw mo sa Grace Park, sa Pasay tayo."

"Aano tayo ro'n?"

"Hihindot. Meron akong alam do'n, tigsasais lang."

"Um'wi na lang tayo."

"Bakit, takot ka ba sa gano'n?"

"Hindi."

"Ba't ayaw mo?"

"Sayang lang ang pera."

"Dinilihensiya ko talaga 'to para waldasin."

"Magkano ba'ng nadilihensiya mo?"

"Treynta."

"Um'wi na lang tayo."

"Hindi darating sina Ligaya ngayon."

"Pa'no mo nala'an?"

"Kung ayaw mo ng bebot, sa bote na lang tayo."

"Ba't mo nasabing di darating sina Ligaya ngayon?"

"Halika. Maghanap tayo ng matotomaan. Do'n sa walang jukebox. 'Yan ang isa sa mga isinusumpa ko sa buhay, 'yang tugtog ng jukebox. Kaylakas magpatugtog, panay kaputang-inahan lang naman ang pinatutugtog. D'yan lang sa klase ng mga tugtog sa jukebox, talagang dapat nang gunawin ang mundo."

Iyo'y isang maliit, maruming bar na walang jukebox. Pitong bilog na mesa, isang makitid na counter, saka tatlong serbidorang hindi magaganda.

"Beer," sabi ni Pol sa serbidora nila.

"Pulutan?"

"Dilis. Ang sawsawan, 'yong sukang nag-aapoy sa sili, ha? 'Yong p'wedeng sindihan ng sigarilyo."

Pagkuwa'y umiinom na sila.

"Malakas ka bang tumoma?" tanong ni Pol.

"Ewan."

"Ilang boteng beer ang maiinom mo nang hindi ka malalasing?"

"Ewan. Pero pag mga sampu lang, di pa siguro 'ko malalasing. Nasanay kasi 'ko sa tuba sa porbins'ya."

"Malakas ka. Ako, limang bote lang, medyo umiikot na'ng tingin ko."

Nagsindi ng sigarilyo si Pol.

"Namatayan ka na ba ng isang malapit sa iyo?" tanong ni Pol. "Kapatid, halimbawa."

"Nanay ko. Tatay ko."

"Ano'ng naramdaman mo?"

"Di ko na natatanda'n. Mali't pa kasi 'ko no'n."

"E, kung halimbawa, ngayong malaki ka na saka sila namatay?"

"S'yempre, malulungkot ako."

"Iiyak ka?"

"Di ko alam."

"Hindi ka iyakin, kung gano'n. Kung iyakin ka, s'yempre, alam mong iiyak ka. Tama 'yon. Kung iisipin, 'yang kamatayan, trahedya 'yan ng namatayan, hindi ng namatay. Pag dedbol na 'ko, wala sa 'kin 'yon dahil ni hindi ko alam na dedbol na 'ko. Siguro, ayaw nating mamatay ang isang mahal sa 'tin dahil ikalulungkot natin, hindi dahil kawawa siya. Kaya pag merong namatay at umiyak ka, ibig sabihi'y iniiyakan mo'ng sarili mo, hindi 'yong namatay. Katawa-tawa, di ba? Iiyakan mo'ng sarili mo gayong wala namang nangyari sa 'yo,

liban nga lang sa di mo na makikita ang isang mahal sa 'yo."

Nabasyo ang dalawang bote at si Pol ay nagpakuha pa.

"Saka merong mga taong ang kamataya'y kabutihan pa para sa kanila," sabi ni Pol. "Gaya na lang n'yong lola ko. Sandaang taong mahigit s'ya bago namatay. Parang basahan na lang na nakatambak sa isang sulok, humihinga pa. Kaya no'ng buhay 'yon, madalas naming mapag-usapan na mabuti pang mamatay na s'ya para matahimik na. Pag di mo na nadarama'ng mga kapakinabangan ng buhay at ang buhay ay wala nang kapakinabangan sa 'yo, dapat ka nang mamatay. 'Yon ang pinakamabuting maaaring mangyari sa 'yo sa gano'ng kalagayan. O kaya, kung aping-api ka sa buhay at walang kapag-a-pag-asang makaaahon ka pa ro'n, kaysa patuloy kang maapi't masaktan, di ba mas mabuting wala ka na?"

Nagsubo ng pulutan si Pol. Nagsindi uli siya ng sigarilyo.

"Ano nga ang banta n'yong Intsik kay Ligaya pag nahuli uli s'ya na itinatakas 'yong bata?"

"Papatayin na raw s'yang talaga."

"Palagay mo, tototohanin 'yon?"

"Sabi n'ya."

Nawalan sila ng imik. Makaitlong nagsubo ng pulutan si Pol.

"Alam mo ba na sa India e merong mga taong nakapagsasayaw sa baga nang hindi nakakaramdam ng sakit?" tanong ni Pol.

"Pa'no 'yon?"

"Nasa lakas ng paniniwala, ng sampalataya."

"Pa'no nga 'yon?"

"Magsindi ka ng sigarilyo."

Kumunot ang noo ni Julio.

"Sige, magsindi ka."

"Bakit?"

"Basta magsindi ka. Ipapakita ko sa 'yo."

Nagsindi ng sigarilyo si Julio.

"Sigarilyo lang 'yan," sabi ni Pol. "Pero kaya mo bang patayin 'yan sa palad mo?"

"Mapapaso ako."

"Kasi, wala kang sampalataya." Inilahad ni Pol kay Julio ang kanyang palad. "Dito mo patayin."

"Hindi ka . . . hindi ka mapapaso?"

"Sige lang. Makikita mo."

Ayaw ni Julio.

"Sige. Hindi naman ikaw ang mapapaso, kung sakali."

Ayaw ni Julio.

"Kung ayaw mo, ako."

Hinitit nang hinitit ni Pol ang kanyang sigarilyo upang palakihin ang baga niyon. Hinipan niya ang abo sa dulo. Idinuldol niya ang lumaking ,baga sa gitna ng kanyang palad. Nakangiti siya ngunit may luhang gumiti sa kanyang mga mata. Nilinis niya ng serbilyeta ang nanikit na abo sa kanyang palad. Ang balat na kinamatayan ng baga ay pumula at pumuti at naglintos at nagtubig.

"Hindi ka napaso?" tanong ni Julio.

"Napaso. Pero napatunayan ko na kaya ko rin 'yong ginagawa n'yong sinabi ko sa 'yong mga tao sa India. Kaya ko ring humipo sa baga, magtitiis nga lang ako ng paso." Sinaid ni Pol ang serbesa sa kanyang baso. "S'yanga pala, ibig kong ibalita sa 'yo na patay na si Ligaya."

Biglang-bigla, mulala si Julio.

"Ano?"

Minasdan ni Pol ang pumipintog pang lintos sa kanyang palad.

"Nabasa ko kangina sa d'yaryo. Do'n sa barberya sa 'tin. Hindi sa balita nakalagay. Do'n sa isang kolum. Kamakalawa ng gabi'y hinintay mo siya sa Arranque. Hindi siya dumating. No'n, no'ng gabing 'yon. Sa deklarasyon ng mga kasama niya sa bahay, at sa imbestigasyon, siya'y nahulog sa hagdan, tumama sa semento ang ulo. Sa awtopsiya, may mga marka sa leeg . . . na sabi'y p'wedeng likha ng pagkakasakal. Hindi sinabi n'yong kolumnista na sinakal nga siya at nang mapatay e inihulog sa

hagdan para lumabas na aksidente ang pagkamatay. Humihingi lang siya, 'yong kolumnista, ng isang malinis na imbestigasyon para lumitaw kung ano talaga ang tunay na nangyari."

Walang alis sa lintos ng kanyang palad ang tingin ni Pol.

"Kangina," sabi ni Pol, "nang makadelihensiya 'ko'y naisipan kong libutin ang mga punerarya rito. Ikalawang araw pa lang ngayon. Baka 'ka ko nakaburol pa sa isa sa mga punerarya rito. S'werte naman ako. Naro'n s'ya sa ikatlong puneraryang pinasok ko. At baka magulat ka, naro'n s'ya sa punerarya ro'n sa Misericordia."

Biglang tumayo si Julio. Iniwan ni Julio si Pol. Sinundan ni Pol ng tingin si Julio. Naglaho si Julio sa likod ng pinto ng palikuran sa kaliwang sulok ng bar.

Mandi'y nainip sa paghihintay, sinundan ni Pol si Julio. Sinubok ni Pol na buksan ang pinto ng palikuran. Nakatrangka sa loob. Kumatok siya at tumawag. Julio! Julio! Bumukas ang pinto at nakita niya si Julio, nakatungo, nagpapahid ng luha sa pisngi at sa mga mata. Inakbayan niya si Julio. Pinisil niya sa balikat si Julio.

KABANATA 19

# Mga Kuwintas na Sampagita

*Ito'y nakapaglalarawan ng iba't ibang anino ayon sa kaukulan. Sa kasal, ito'y pag-ibig, kabanalan sa altar, laswa sa leeg ni Magdalena, at sa puntod—pighati.*

SA LOOB NG KABAONG, SIYA'Y PANATAG SA pagkakaidlip. Rosas ang kanyang mga pisngi sa pahid ng kulay. Tikom na tikom ang kanyang bibig. Sa ibaba ng kanyang dibdib, kulay tingga ang kanyang magkapatong na mga kamay.

Kangina pa minamasdan ni Julio ang mukha sa kabila ng salamin. Nakatayo sa likuran niya si Pol, nakatunghay rin sa mukha sa kabila ng salamin. Pagkuwa'y kumilos ang kamay ni Julio, lumapit, lumapit, lumapit sa mukhang iyon, mandi'y tangkang damhin iyon at haplusin, ngunit ang kanyang kamay ay hinarang ng salamin.

Kumagat sa gilid ng kabaong ang mga daliri ni Julio.

Marumi ang salamin ng kabaong sa kalat ng mga gamugamong nasalab sa init ng mga bombilya. Dinukot ni Julio ang kanyang panyolito at nilinis ang salamin ng huling bintanang katatanawan niya kay Ligaya.

"Maupo tayo," sabi ni Pol.

Hindi siya pinansin ni Julio, waring hindi siya narinig. Iniwan niya si Julio sa pagkakatayo nito sa tabi ng kabaong. Naupo siya sa bangko sa unahan, sa tapat ng kabaong.

Dalawang malamig na katawan ang nakaburol. Nasa kanan si Ligaya. Maraming nakikidalamhati sa kabila. Kay Ligaya'y wala liban sa kanila ni Julio. Ang bangkay sa kabila ay sagana sa alay na bulaklak. Kay Ligaya'y wala—ni isang korona, ni isang bulaklak.

Tahimik sa loob ng punerarya, sikil pati ang mga bahin at ang mga ubo. Ngunit sa labas, ang mga sasakyan ay nag-aangilan. Walang pakialam ang buhay sa ilang kamatayan.

Nilapitan ni Pol si Julio.

"Uuwi muna 'ko. Ibabalita ko lang sa bahay na maglalamay tayo rito para hindi naman sila mag-alala. Babalik din ako agad."

Isang mahinang tango ang itinugon ni Julio.

"Maupo ka muna. Ngangawitin ka n'yan. Magdamag tayong magbabantay rito, isipin mo. At bukas, sa libing, mahaba ang lalakarin natin. Tipirin mo'ng lakas mo."

Napaupo ni Pol si Julio bago siya umalis, ngunit nang bumalik siya makaraan ang mahigit na isang oras ay dinatnan niyang nakatayo na naman si Julio sa tabi ng kabaong, nakatunghay sa mukha sa kabila ng salamin.

"Labas muna tayo," sabi ni Pol. "Hindi pa tayo naghahapunan. Mag-aalas-diyes na."

"Hindi ako nagugutom."

"Kahit magkape lang tayo."

"Ikaw na lang."

Hinawakan ni Pol sa braso si Julio.

"Halika na. Sandali lang naman tayo."

Ang kalahati ng mga parokyano sa restawrang pinasok nila ay mga lalaking nagsisipaglasing. Maiingay sila.

"Gusto mong magpaluto ako ng pansit?" tanong ni Pol.

"'Ala akong ganang kumain."

"E, ano, kape na lang?"

Tumango si Julio.

Kape saka tinapay na may palamang itlog ang inorder ni Pol. Bumunghalit ang jukebox, bumunghalit ng patarantadong kanta sa saliw ng patarantadong tugtog, na siyang uso, ang musika ng makabago, tarantang panahon.

"Hinaan mo nga nang konti," sabi ni Pol sa isang serbidora.

"Baka magalit 'yong nagpapatugtog."

"Putang-ina n'ya! Konti lang."

Bahagyang-bahagya nga ang inihina ng tugtog ng jukebox, naninibat pa rin sa tainga.

"Wala bang napadalaw kay Ligaya kanginang wala ako?" tanong ni Pol.

"Meron."

"Sino?"

"Tatlo sila. Dal'wang lalaki, 'sang babae. Umalis din sila ka'gad."

"Mga Intsik?"

"Ewan. Di ko ga'nong pinansin."

"Kasama si . . . Ah Tek?"

"Hindi."

"Nagtaka siguro sila kung ba't nakabantay ka ro'n. 'Ika siguro nila, 'Sino kaya 'to?' Lalo silang mag-iisip bukas pag nakita nila tayong kasama sa libing."

"Di kaya natin p'wedeng pigilin ang libing para matelegramahan natin ang mga magulang ni Ligaya?"

"Mahirap siguro. Wala tayong maipapakitang katibayan na may konti man lang tayong relasyon kay Ligaya."

"Gusto ko sana, sa 'min s'ya malibing, sa porbins'ya. Kawawa'ng mga magulang n'ya. Di nila alam."

"Sila, e. Di ba sila'ng pumilit kay Ligaya na pumunta rito? Saka nawala'ng anak nila, ni bahagyang hanap, wala silang ginawa."

"Mahirap kasi sila, e. 'Ala silang perang panghanap."

"P'wedeng gawa'n ng paraan 'yon."

"Saka di rin natin alam, baka lum'was din dito 'yong tatay n'ya't hinanap s'ya, di nga lang s'ya nakita."

Dumating ang order nila.

"Ako'ng me kasalanan," sabi ni Julio. "Pinilit kong tumakas si Ligaya."

Mula sa jukebox: Kazabuuum-ba! Buuum-ba! Whaaa!

"Bukas, sa libing, makikita natin si Ah Tek," sabi ni Pol. "Kung ano man ang nasasaloob mo, konting lamig. Gawin nating tahimik ang libing ni Ligaya."

Ang isang grupo ng mga naglalasing ay nagtatalu-talo sa magkahalong Tagalog-Bisaya at Ingles-Iloko. Nangingibabaw sa bunghalit ng jukebox ang boses nila.

"Ha – ha – ha! Gadempol!"

"En I til yooow, ip da miyor . . . ."

"Tika muna, padri . . . ."

"Naiisip ko 'yong bata," sabi ni Pol. "Himbing na himbing siguro 'yon ngayon. Walang kamalay-malay. At bukas, sa libing ng kanyang ina, baka nakikipagngitian pa siya sa kanyang yaya."

May nagkamaling magpatugtog ng matinong awitin sa jukebox.

*You may be miles and miles away . . . But still you're with me every day . . .*

Isang nakayapak na batang babae ang pumasok sa restawran. Ginaygay ng bata ang mga mesa, ipinag-aalok ang kanyang tindang mga kuwintas na sampagita. Sampagita, mama. Sampagita . . .

Kinawayan ni Pol ang batang magsasampagita.

"Magkakano?" tanong ni Pol.

"Tagsasingko ho."

"Mahal naman."

"Gano'n ho talaga."

"Sige, magkanong lahat 'yan?"

Namilog ang bibig at ang mata ng bata. "Kukunin n'yong lahat?"

"Oo. Sige, bilangin mo kung ilan 'yan."

Binilang ng bata ang mga kuwintas na sampagita.

"Labimpito ho."

"Sa tigsisingko, otsenta'y singko. Papakyawin ko 'yan sa singk'wenta."

"Pagagalitan ho ako ng nanay ko."

Tumawa si Pol. Kinuha niya sa kamay ng bata ang tungkos ng mga kuwintas na sampagita. Binigyan niya ito ng piso.

"Sa 'yo nang lahat 'yan," sabi ni Pol. "Pero ang sukli, kiss. Dito." Itinuro niya ang kanyang pisngi.

Humalik agad sa pisngi niya ang bata. "Salamat ho," sabi. At sumibad nang palabas.

Sinamyo ni Pol ang mahinhing sanghaya ng mga bulaklak ng sampagita. Tinula niya ang simula ng isang katutubong awit tungkol sa sampagita.

"Sampagita ng aking lahi . . . Bulaklak na sakdal yumi . . . ." Iniabot ni Pol kay Julio ang tungkos ng mga kuwintas na sampagita. "Para kay Ligaya."

Sa kayumangging kamay ni Julio, busilak na busilak ang mga sutlang talulot ng sampagita.

Ikadalawa ng tanghali, kinabukasan, ay inilakad ang libing.

Kinuha ni Pol ang tungkos ng mga kuwintas na sampagita na nakayupyop sa salamin, sa tapat ng dibdib ni Ligaya, nang ang kabaong ay dadalhin na sa itim na karo. Walong lalaki ang nagtuwang ng pagbuhat sa kabaong, kabilang si Julio, si Pol, at si Ah Tek.

Iyo'y isang ulilang libing. Kasunod ng uyad ng karo ay isang bughaw na kotse na naglululan ng dalawang lalaki at tatlong babae. Nakabuntot sa bughaw na kotse sina Julio at Pol, at sa likuran nila, nakabuntot naman si Ah Tek at apat na kasama. Si Ah Tek lamang ang nakaluksa. Nag-aanasan sila sa kanilang wika. Marahil ay pinag-uusapan nila, ang mga katanungan ay sinasarili nila. Hindi nila masasabi sa dalawang ito: Hoy, maki

kayo ngawa sama? Maging ang pinakalapastangan ay nanganganing maging lapastangan sa libing.

Ang libing ay isang tuwirang paglalakbay mula sa punerarya hanggang sa Cementerio del Norte. Hindi na ito dumaan sa simbahan. Ang mga dayuhang ito ay may sariling paniniwala sa libing. Hindi nila kalahi ang ililibing, ngunit ito'y libing na pananagutan nila kayat ang paniniwala nila ang masusunod.

Sa lawak ng sementeryo, naglipana ang mga puntod at mga nitso. Nagdipa ang mga krus. Masansang ang hangin sa bulok na kamatayan. Matabang lupa, mapagkupkop na lupa, lupang nag-iingat ng mga bungo, at mga hiwaga.

Ang paglalagakan kay Ligaya ay isang puntod sa laot ng libingan. Isang araw, ang isa sa mga dayuhang ito na kasama sa libing ni Ligaya ay mamamatay. Magsusunog ng insenso. Tutugtog ng ting tong tang. Maringal ang libing. Pababaunan ng mga alahas. Ilalagak sa mausoleo ng pamilya, sa mausoleong marmol at granolitiko sa napapaderang libingan nila. Si Ligaya ay sa puntod lamang pagkat siya ay siya lamang. At isang araw, ang puntod niyang ito'y muling susugatan ng piko, pala at bareta. At ang labi ni Ligaya'y itatapon kung-saan, at ang huling alaala ng kanyang minsang pagkabuhay ay di na matutunton.

Nang ibaba sa hukay si Ligaya, ang araw ay isang mabalasik na matang nakasilip sa pagitan ng dalawang kumpol ng abuhing ulap. Paalam. Paalam.

Tinabunan ang hukay, pinikpik ang lupa, at sa ulbok ng puntod ay itinusok ang isang krus na yari sa makitid at manipis na tablang pinintahan ng apog at sinulatan ng alkitran. Sinasabi ng alkitran: Ligaya (SLN) Paraiso.

Ngayo'y silang dalawa na lamang sa puntod ni Ligaya, si Julio at si Pol. Nakatungo sila, katulad ng pananalangin sa pagkakatayo. Sa kamay ni Pol, nakabitin ang tungkos ng mga kuwintas na sampagita. Luoy na ang mga talulot ng sampagita.

Nagpahid ng mata si Julio at siya'y inakbayan ni Pol. Ibinigay ni Pol kay Julio ang tungkos ng mga kuwintas na sampagita.

Marahan at maingat, isinabit ni Julio sa leeg ng krus ang mga kuwintas na sampagita.

KABANATA 20

# Sa mga Kuko ng Liwanag

*Sa isang liblib, mapanglaw na nayon ay isang baguntao ang naghahanda sa pag-alis. Lunod siya sa pananabik at pag-asa.*

*Ama, Ina, ako po'y aalis na.*

*Kasihan ka ng Maykapal.*

*At siya'y hahayo, masiglang lilipad doon sa siya'y kinakawayan ng mga bituin.*

*At sa kanyang patutunguhan, naghihintay sa kanya ang mga kuko ng liwanag.*

TAKIPSILIM NA NANG MAKABALIK SILA SA kalunsuran mula sa sementeryo. Lapot ang kanilang damit, malangis ang kanilang mukha, mapupula ang kanilang mga mata. Tungo ang kanilang ulo at bagsak ang kanilang balikat, wari'y sugatang mga kawal na mula sa bigong pakikipaglaban.

"Mauna ka nang umuwi," sabi ni Julio kay Pol.

"Bakit, may pupuntahan ka pa ba?" tanong ni Pol.

"Maglalakad-lakad lang."

"Di ka ba inaantok? Magdamag tayong walang tulog."

"Maglalakad-lakad lang ako."

Tinitigan ni Pol sa mga mata si Julio. Nagbaling ng tingin si Julio.

"Sa'n ka pupunta?"

"Maglalakad-lakad lang ako."

"Uuwi ka rin agad?"

Tumango si Julio.

"Umuwi ka agad para makapaghapunan ka. Sandwich lang ang tinanghalian natin kangina."

Nakatayo sila sa harap ng FEU, nakabaon sa sangkatauhang nakatanghod sa punuang mga sasakyan. Sa likuran ng sangkatauhang ito, ang hugos ng mga estudyanteng naglalabasan ng unibersidad ay tila kawan ng mga tupang palabas ng kural.

May isinaksak si Julio sa bulsa ng polosert ni Pol.

"Ano 'to?"

"'Yong perang inutang mo para ipamasahe namin. Di ko na ke'langan 'yan."

"Bakit, sa isang bagay lang ba nagagamit ang pera?"

Tinangkang ibalik ni Pol sa bulsa ni Julio ang beynte singko pesos ngunit hinarang nito ang kanyang kamay.

"Meron pa naman ako rito. Isoli mo na sa hiniraman mo. Lalakad na 'ko."

"Huwag kang masyadong magpapagabi't puyat ka na kagabi," pahabol na bilin ni Pol.

Hindi sumagot ni lumingon si Julio. Nagpasingit-singit siya sa nagtulos na mga katawan. Tinawid niya ang Quezon Boulevard at nanuwid siya sa Recto Avenue.

Dilat na ang mga neon light. Pula, asul, dilaw at mga kulay sa pagitan. Maningning ang lunsod, makulay ang lunsod, marangya ang lunsod. Kung ang daigdig ay isang malaking lunsod, walang gubat at walang dagat at walang disyerto, ang buwan pati ng mga bituin ay maaari nang magpatiwakal. Sa magaspang na mukha ng mga bangketa, sumayad-umangat ang laksang sapatos. Butangero. Doktor. Kirida. Propesor. Barbero. Pilay. Magnanakaw. Pari. Tomboy. Burikak. Pulubi. Bugaw. Ditektib. Milyonaryo. Mangkukulam. Lahat, lahat sila'y narito sa bangketa. Sa bangketa'y umaagos ang lahat ng uri ng kaluluwa.

Sa mga lansangan, mandangkal ang sunuran at agapayan ng mga sasakyan. Busina rito at busina roon, busina sa kabi-kabila, sarisaring sumpit ng busina, mga businang sa langkap ng ibang tunog ay lumilikha ng isang kaingayang wari'y musika ng

isang ulol na sibilisasyon. Porotpoooot! Soryasorya-soryasorya! Honk-honk! Mirror! Daily Mirror! Tsiklet! Garilyo tsiklet! Pib-piib! Prrrrit! Pilipilipilipilipili malutong na pili! D'yes, komiks, d'yes! Komiks na wakasan at komiks na wasakan! Brrrruuummm!

Tindahan ng libro, tindahan ng libro, restawran, tindahan ng libro, restawran, panaderya, patahian, restawran, restawran, restawran, sinehan, otel, restawran, restawran, tindahan ng sapatos, restawran. Nangingibabaw sa lunsod ang pangangailangan ng sikmura.

Isang trak ng pamatay-sunog ang humagibis, tumitili ang sirena, nagwiwisik ng duguang-liwanag. Nagtabihan at naghintuan ang mga sasakyan upang bigyang-daan ang kanilang hari.

Sa'n kaya'ng sunog?

Ewan.

Ni sampatak na tubig sa gripo, 'ala. Pa'no nila mapapatay ang sunog?

Tubig? Aanhin nila'ng tubig? Bago tubig, kawat muna!

Ha – ha!

Tumigil si Julio sa harap ng palengke ng Arranque at tinanaw niya ang puneraryang iyon sa kabila ng daan. Kagabi'y naroon si Ligaya, kagabi lamang.

Ipinagpatuloy niya ang mahinay na paglakad. Kumaliwa siya sa Misericordia.

Muli, siya'y narito. Chinatown. Little China. Mga puwesto ng komersiyo na nababandilaan ng mga karatula sa sulat-Intsik. Kating-tong kating-tang. Mga babaing naninimbang sa maliliit, kubikong na mga paa. Kiting kotong katang-tang. Mga lalaking nagpapagunita kay Limahong. (Bakit si Limahong at hindi si Komrad Mao? Sapagkat ang paglisan sa sariling Ina upang sumuso sa bukal na buhay ng ibang dibdib ay isang pailalim na pamimirata. At sa daigdig, ang mga limahong ay matatagpuan sa lahat ng lahi at sa lahat ng kulay. Kapag pinag-usapan si Limahong, bawat kinapal na nakatapak sa lupang hindi niya kakulay ay dapat paghinalaan.) Chinatown. Sa langhap, sa tanawin, sa tibok, sa kaluluwa—Chinatown. Dito'y madarama mo na hindi sila ang dayuhan bagkus ay ikaw.

Tumigil uli siya ng paglakad, ngayo'y sa harap ng pinid na puwesto ni Ah Tek. (Bakit pinid? Siya ba'y nauugnay sa isang pangangalakal na pinag-uusapan nang anasan?) Minasdan niya ang pantay-baywang na pintong nakaukit sa de-abanikong panara. Nakalubog sa bulsa ng kanyang pantalon ang kanang kamay niya.

Lumapit siya sa pantay-baywang na pinto. Kumatok siya. Walang hiwatig na may magbubukas na ng pinto kayat muli siyang kumatok.

Bumukas ang pinto mayamaya at sumungaw ang mukha ng katulong na pandak at sapad ang ulo. Tiningala siya nito. Sa pagkakatingin nito sa kanya ay walang tanda na siya'y natatandaan nito.

"Nar'yan ba si Ah Tek?"

"Bakit ho?"

"Sabihin mo nga, gusto ko lang s'yang makausap."

"Sino ho ba kayo?"

"Basta sabihin mo, me humahanap sa kanya."

"Sandali ho."

Isinara ng katulong ang pinto.

Pagkuwa'y muling bumukas ang pinto at humantad ang mukhang iyon na kulay luya, may mga matang makikitid, walang lupi, at kurap nang kurap na wari ba'y may puwing na inaalis. Nahugot sa bulsa ang kamay ni Julio at ang umigkas na talim ng nikilado, pinduting lanseta ay kumurap sa liwanag. Saglit na nawala sa tiyan ni Ah Tek ang talim ng lanseta. Napaurong si Ah Tek, tukop ng mga kamay ang nabutas na tiyan. Sumugod na papasok sa makitid na pintuan si Julio. Sinagadsad niya ng galit si Ah Tek at ang katulong ay nagtitili at sa kung-saan sa itaas ay isang sanggol ang pumalahaw ng iyak.

Isang lalaki ang sumilip sa makitid na pintuan. Pagkatanaw nito sa nangyayari sa loob ay dagli itong napaurong. Tatlong lalaki ang naglapitan.

"Bakit, ano'ng nangyayari riyan?"

"'Yong Intsik d'yan, sinasaksak!"

"Nino?"

"Ewan."

"Baka holdaper?"

"Baka. Ewan."

Sinasaksak si Ah Tek. Holdaper. Mabilis na naglipat-lipat-bibig ang balita at makalipas lamang ang ilang sandali ay nagsulput-sulpot na sa lansangan, sa harap ng pinid na puwesto ni Ah Tek, ang mga lalaking naghahawak ng iba't ibang sandata. Kutsilyo, bote, martilyo, kahoy, bato, palakol, tubo. Nagsipagmadali sa paglaladlad ng panara ang mga may puwesto sa malalapit. Nag-ingitan ang mga pinto at mga bintana.

Chinatown. Sa langhap, sa tanawin, sa tibok, sa kaluluwa—Chinatown. Dito'y madarama mo na ikaw na kayumanggi ang dayuhan, hindi silang madidilaw. Ngunit ngayon, sa pagkalugmok ng isang Dilaw sa kamay ng isang Kayumanggi, ang salakay ng ganti ay sa kanila na pawang kayumanggi. Silang madidilaw ay nagsilip sa awang ng mga pinto at mga bintana, nasa kani-kanilang kaligtasan. Hindi nila kailangang kumilos, hindi, sapagkat ang mga kayumangging ito ay namamanginoon lamang at nakapagpapatawad sa mga hindi nila kabalat.

Sa iglap ng paglabas ni Julio sa makitid na pintuan, sa kaliwa at sa kanan at sa harap niya'y nakabakod ang mga lalaking naghahawak ng iba't ibang sandata. Sa kanyang anyo: isang pahat at panatag na pagtataka. Walang aninaw ng bahagya mang pangamba, ng bahagya mang sindak, at wala

ring hiwatig ng tangkang pagtakas, o paglaban. Hawak niya ang kanyang munting sandata, ngunit sa lupa iyon nakatingin, hindi sa mga lalaking ito.

"Alisto kayo!"

"Sabay-sabay ang lapit!"

"Hindi makakasaksak 'yan! Hindi makakasibat 'yan!"

Nagkilusan sa hangin ang mga sandata at sa lupa ay nagsipagsayaw ang mga anino.

**Kalye Balagtas**
20 Setyembre 1966

Oct. 20, 2019

**ANG AKLAT**

Si Julio, isang maralitang mangingisda, ay lumuwas ng Maynila upang hanapin ang kanyang *kababata't kasintahang si Ligaya na matagal nang sumama sa isang Mrs. Cruz* para magtrabaho at mag-aral sa lungsod. Sa paghahanap, naranasan ni Julio ang maging biktima ng masasamang elemento ng lipunan, mapagsamantalahan sa loob at labas ng konstruksiyon, mawalang lagi ng trabaho, makapatay ng tao nang di sinasadya, magkandagutom, at makatulog sa kung saan-saan na lamang. Sa gitna ng tensiyon at kabiguan, siya'y nag-anyong mabangis at siya mismo'y naging mapanganib. Nagkita rin sila ni Ligaya. Nalaman ni Julio na ang kasintahan niya pala'y naging biktima ng prostitusyon: binili at mistulang bilanggong kinakasama ng isang Intsik. Nagkasundo silang tatakas si Ligaya, sa tulong ni Julio, anuman ang kanilang kahinatnan.

Ang nobelang ito ang pinagbatayan ng premyadong pelikulang *Maynila: Sa mga Kuko ng Liwanag* sa iskrip ni Clodualdo del Mundo, Jr. at direksiyon ni Lino Brocka. May salin sa Niponggo ni Motoe Terami-Wada, ang akdang ito ay kabilang ngayon sa mga bestseller na nobelang Asyano sa Japan.

**ANG AWTOR**

Isinilang sa San Ildefonso, Bulacan noong Setyembre 20, 1936, si Edgardo M. Reyes ay hitik sa karanasan ng isang manggagawa bago napabilang sa unang hanay ng bantog na "Bagong Dugo" ng *Liwayway* noong dekada '60. Premyado siya sa Palanca sa larangan ng maikling kuwento at dula, gayundin sa *Liwayway* sa mga nobelang sa *Kagubatan ng Lungsod* at *Sa mga Kuko ng Liwanag*. Aktibo rin siyang kolumnista at direktor-iskriprayter. Ayon kay Bienvenido Lumbera, si Reyes ay "the best of the young novelists... who has resisted the lure of formalist experimentation in favor of realistic documentation of the plight of the exploited poor. He has written what is perhaps the most artistically wrought social novel so far by a Filipino author."










Published by
**C & E Publishing, Inc.**
839 EDSA, South Triangle
Quezon City, Philippines
Tel. No.: (02) 929-5088
E-mail: info@cebookshop.com
Website: www.cebookshop.com

AVAILABLE AT







MEMBER

Disenyo ng pabalat ni Henry Frejas, Visual Schemes, Inc.